

# ANG MASAYANG BALITA

Ang Kuwento ng Buhay at Mga Ginawa ni Jesus ayon kay Lucas



# PAUNANG SALITA

ANG MASAYANG BALITA - Ang Kuwento ng Buhay at mga Ginawa ni Jesus ayon kay Lucas ay isang bagong salin na hango mula sa orihinal na wikang Griego (Textus Receptus). Ang saling ito'y batay sa tagalog na ginagamit sa pang-araw-araw na buhay ng mga Pilipino sa kasalukuyang panahon.

Sana'y maliwanagan ka sa iyong matutunghayan at ang mga salitang iyong mababasa ay mangusap sa iyong buhay at magdulot ng kaligtasan sa iyong buong pagkatao.

# LISTAHAN NG MGA NILALAMAN

## *Layunin ng Aklat ni Lucas*

1 1 Sa kabila na marami na ang nagsagawang bumuo
ng maayos na salaysay tungkol sa mga bagay na
nangyari, na lubos na pinaniniwalaan sa aming
kalagitnaan, 2 ayon sa paraang ibinigay nila sa amin,
nilang mula noong una ay naging mga saksi at mga katiwala ng
Salita. 3 Minabuti ko rin *po*, yamang ganap ang *aking* kaunawaan
sa lahat ng mga bagay *na ito* mula sa umpisa, na isulat sa inyo
kung paano sila nangyari, kagalang-galang na Teofilo, 4 Upang
lubusan niyong maunawaan ang katiyakan tungkol sa mga bagay
na naituro na sa inyo.

## *Masayang Balita Para Kay Zacarias at Elisabet*

5 Sa panahon ni Herodes na hari ng Judea, may isang pari
na nagngangalang Zacarias, mula sa organisasyon ni Abia. At ang
asawa niya ay mula sa mga babaing anak ni Aaron, at ang
pangalan nito ay Elisabet. 6 At parehas silang matuwid sa harap
ng Diyos, walang bahid dungis na namumuhay ayon sa lahat ng
mga kautusan at mga ordinansa ng Panginoon. 7 At wala silang
naging anak dahil si Elisabet ay baog, at parehas na silang
napaglipasan ng panahon. 8 Pero dumating ang panahon, habang
naglilingkod siya bilang pari sa harap ng Diyos ayon sa
pagkakatalaga ng organisasyon niya, 9 ayon sa nakatalagang
serbisyo niya bilang pari, ang kanyang tungkulin ay ang
magsunog ng insenso pagpasok sa loob ng templo ng Panginoon.
10 At ang buong taong bayan sa labas ay nananalangin sa oras ng
insenso. 11 At nagpakita sa kaniya ang isang anghel ng Panginoon
na nakatayo sa kanang bahagi ng altar ng insenso. 12 At nagulat
si Zacarias ng makita *ito* at siya'y kinasihan ng takot. 13 Pero sinabi
sa kaniya ng anghel, "Huwag kang matakot, Zacarias dahil dininig
ang panalangin mo, at ang asawa mo na si Elisabet ay
ipagbubuntis ka ng isang anak na lalake, at tatawagin mo ang
pangalan niyang Juan. 14 At siya'y magiging kasiyahan sa iyo, at
matinding kagalakan, samakatuwid marami ang magdiriwang
dahil sa kanyang kapanganakan, 15 dahil magiging dakila siya sa
paningin ng Panginoon, at hinding-hindi siya iinom ng katas ng
ubas at alak. At pupuspusin siya ng Banal na Espiritu sa tiyan pa
lang ng kanyang ina. 16 At marami sa mga anak ni Israel ang
pababalikin niya sa Panginoon nilang Diyos. 17 At mauuna siya sa

harapan Niya sa espiritu at kapangyarihan ni Elias, para ibalik ang
mga puso ng mga ama sa mga anak, at ang suwail sa
karunungan ng matutuwid. Para ihanda sa Panginoon ang isang
ganap na bayan.

### *Di Naniwala si Zacarias sa Sinabi ng Anghel*

18 Pero sinabi ni Zacarias sa anghel na ito, "Batay sa anong
paraan ko malalaman ito, dahil ako ay matanda na at ang asawa
ko ay napaglipasan na ng panahon niya?" 19 At pagsagot ng
anghel ay sinabi sa kanya, "Ako si Gabriel, na nakatayo sa
harapan ng Diyos at ako'y pinadala para sabihin sa iyo at
ianunsyo sa iyo ang masayang balitang ito. 20 At tignan mo, ika'y
mapipipi at di makapagsasalita, hanggang sa araw na mangyari
ang mga bagay na ito dahil sa hindi ka naniwala sa aking mga
salita na magaganap sa kanilang kapanahunan." 21 At ang mga
tao ay naghihintay kay Zacarias, at nagtaka sila sa tagal ng
pananatili niya sa loob ng Templo. 22 Pero pagkalabas, hindi na
siya makapagsalita sa kanila, at naunawaan nila na nakakita siya
ng pangitain sa loob ng templo. At siya ay sumisenyas *na lang* sa
kanila at tuluyan na siyang naging pipi. 23 At dumating ang
panahon nang matapos na niya ang nakatakdang mga araw ng
kanyang serbisyo, na umalis na siya papunta sa kanyang bahay.

### *Natupad ang Pangako ng Panginoon kay Zacarias at Bumisita si Gabriel kay Maria*

24 Pero pagkatapos ng mga araw na iyon, nagdalang-tao
si Elisabet na asawa niya at tinago niya ang kanyang sarili ng
limang buwan. Sinabi niya, 25 "Ganito ako trinato ng Panginoon,
sa panahon na pinagtuunan Niya *ako* ng pansin para tanggalin
ang aking kahihiyan sa gitna ng madla." 26 At pagsapit ng ika-
anim na buwan ang anghel na si Gabriel ay pinadala mula sa
Diyos sa isang lungsod ng Galilee na ang pangalan ay Nazaret, 27
sa isang babaing birhen na naikasal na sa lalaking nagngangalang
Jose na mula sa angkan ni David. At ang pangalan ng babaing
birhen ay Maria. 28 At pagpasok ng anghel sa kinaroroonan niya
ay sinabi nito, "Masayang pagbati sa iyo, pinapaburang lubos!
Ang Panginoon ay sumasa iyo! Pinagpala ka sa mga kababaihan!"
29 Pero pagkakita niya ay nagulumihanan siya sa salita nito at
pinag-isipan niya ng mabuti kung ano bang *ibig sabihin* ng

pagbating iyon. 30 At sinabi ng anghel sa kanya, "Huwag kang
matakot, Maria, dahil nakahanap ka ng pabor sa harap ng Diyos.

### *Ang Plano ng Diyos sa Pagsilang ng Kanyang Anak sa Mundo*

31 At tignan mo, ika'y magbubuntis sa loob ng
sinapupunan, at isisilang mo ang anak na lalake, at tatawagin mo
ang pangalan Niyang Jesus. 32 Magiging dakila Siya, at tatawaging
Anak ng Kataas-taasan at ipagkakaloob sa Kanya ng Panginoong
Diyos ang trono ni David na Kanyang ama. 33 At maghahari Siya
sa tahanan ni Jacob magpakailanman, at ang Kaharian Niya ay
walang katapusan." 34 Pero sinabi ni Maria sa anghel, "Paano *po*
ito mangyayari kung wala pa *po* akong karanasan sa isang
lalake?" 35 At pagsagot ng anghel ay sinabi sa kanya, "Kakasihan
ka ng Espiritung Banal at ang kapangyarihan ng Kataas-taasan
ay babalot sa iyo, kaya naman ang banal na isisilang mo ay
tatawaging Anak ng Diyos. 36 Tignan mo ngayon, ang kamag-anak
mo ring si Elisabet, siya ay nagbubuntis na ng isang lalake sa
kanyang katandaan, at ngayon ay ika-anim na buwan na niya na
kung tawagi'y 'baog,' 37 Dahil walang anumang bagay ang di
kayang maganap *kung* galing sa Diyos." 38 Pero sinabi ni Maria,
"Nakatingin *po* kayo sa aliping babae ng Panginoon. Mangyari *po*
nawa sa akin ayon sa sinabi niyo." At umalis mula sa kanya ang
anghel.

### *Nagbisita si Maria kay Elisabet*

39 At pagbangon ni Maria sa loob ng mga araw na iyon ay
dali-dali siyang nagpunta sa isang lungsod ng Juda sa gitna ng
kaburulan. 40 At pumasok siya sa loob ng bahay ni Zacarias at
bumati kay Elisabet. 41 At nangyari nang marinig ni Elisabet ang
pagbati ni Maria, lumundag ang bata sa loob ng sinapupunan niya
at napuspos si Elisabet ng Espiritung Banal. 42 At sumigaw siya ng
may malakas na tinig at sinabi niya, "Pinagpala ka sa mga
kababaihan, at pinagpala ang bunga ng iyong sinapupunan. 43 At
anung dahilan ko rito para bumusita sa akin ang ina ng Panginoon
ko? 44 Dahil pagkarinig ng taynga ko sa tinig ng iyong pagbati,
biglang lumukso sa galak ang bata sa loob ng sinapupunan ko. 45
At mapalad ang nanalig dahil magkakaroon ng kaganapan ang
mga sinabi sa kanya mula sa Panginoon." 46 At sinabi ni Maria,

"Ang kaluluwa ko ay niluluwalhati ang Panginoon, 47 at
nagdiriwang ang espiritu ko sa harap ng Diyos na tagapagligtas
ko! 48 Dahil nakita Niya ang mababang katayuan ng Kanyang
babaing lingkod. Tignan mo, dahil simula ngayon, lahat ng
henerasyon ay tatawagin akong mapalad. 49 Dahil Ang
Makapangyarihan ay ginawan ako ng mga kagila-gilalas na mga
bagay, at Banal ang pangalan Niya. 50 At ang kahabagan Niya ay
para sa bawat henerasyon ng may takot sa Kanya. 51 Gumawa
Siya ng makapangyarihan gamit ang braso Niya; Tinalo Niya ang
mga mapagmataas sa kaisipan ng kanilang puso. 52 Ibinaba Niya
mula sa mga trono ang mga makapangyarihan at inangat Niya
ang mga mababababa ang katayuan. 53 Pinupuno Niya ng
mabubuting bagay ang mga nagugutom, at pinauuwi Niya ng
walang kadala-dala ang mga mayayaman. 54 Tinulungan Niya si
Israel na Kanyang lingkod bilang pag-alaala *sa Kanyang*
kahabagan 55 ayon sa sinabi Niya sa ating mga ninuno, kay
Abraham at sa kanyang mga binhi magpakailanman." 56 At
nanatili si Maria sa bahay niya para samahan siya sa loob ng
tatlong buwan pagtapos ay bumalik na ito papunta sa bahay nito.

## *Nagluwal ng Lalaking Sangol si Elisabet sa Kanyang Katandaan*

57 Ngayon, dumating na ang takdang panahon para kay
Elisabet na siya'y manganak, at nagsilang siya ng lalaking anak.
58 At nabalitaan ng mga kapit-bahay at ng mga kamag-anak niya
kung papaano *pinaranas* ng Panginoon ang laki ng Kanyang
kahabagan sa kanya, at sila ay nagdiwang na kasama niya. 59 At
pagdating ng ika-8 araw ay dumating sila para tuliin ang bata at
pinangalanan itong Zacarias gaya ng pangalan ng tatay niya. 60
Pero nang sumagot ang nanay niya ay sinabi nito, "Hindi, sa halip,
Juan ang ipapangalan sa kanya." 61 At sinabi nila sa kanya na,
"Wala pa sa lahat ng kamag-anak mo ang tinatawag sa ganyang
pangalan!" 62 Kaya't nagpahiwatig sila *ng katanungan* sa ama niya
*kung* ano ba sa tingin nito ang ipapangalan sa kanya. 63 At
paghingi ng tablang masusulatan ay nagsulat ito na ang sabi,
"Ang pangalan niya ay Juan." Kaya't nagtaka silang lahat. 64 At
biglang nagbukas ang bibig niya at ang dila niya ay naging
maayos! Kaya't nakapagsalita *na* siya habang nagpupuri sa Diyos.
65 At dumating ang takot sa lahat ng nakatira sa paligid nila,
*anupa't* lahat ng mga bagay na ito ay naging usap-usapan sa

buong kaburulan ng Judea. 66 At lahat ng mga nakarinig ay
napaisip sa kaibuturan ng kanilang mga puso habang sinasabi,
"Ano kaya ang mangyayari sa batang ito?" At ang kamay ng
Panginoon ay sumasakanya.

### *Prospesiya ni Zacarias*

67 At si Zacarias na ama niya ay napuspos ng Espiritung
Banal at nagpropesiya siya habang sinasabi, 68 "Papurihan ang
Panginoong Diyos ng Israel dahil nagbisita Siya at nagsagawa ng
pagliligtas sa Kanyang bayan. 69 At nagtatag Siya para sa atin ng
sungay ng kaligtasan sa loob ng tahanan ng Kanyang lingkod na
si David, 70 ayon sa sinabi Niya sa pamamagitan ng bibig ng
Kanyang mga banal na propeta mula pa sa pasimula ng daigdig:
71 Kaligtasan mula sa ating mga kaaway, at mula sa kamay ng
lahat ng namumuhi sa atin; 72 Upang isagawa ang kahabagan
para sa ating mga ninuno, at alalahanin ang Kanyang banal na
kontrata - 73 ang sinumpaang panata Niya kay Abraham na ama
natin: 74 Na matapos maligtas mula sa kamay ng ating mga
kaaway ay ipagkaloob sa atin na maglingkod sa Kanya ng walang
pangamba. 75 Nang may kabanalan at katuwiran sa Kanyang
harapan, sa bawat araw ng ating buhay. 76 At ikaw *naman*,
munting anak, ay tatawaging propeta ng Kataas-taasan dahil
ika'y hahayo sa pupuntahan ng Panginoon, para ihanda ang mga
daraanan Niya; 77 para magbigay sa Kanyang bayan ng kaalaman
ng kaligatasan, sa ikapagpapatawad ng kanilang mga kasalanan
78 sa pamamagitan ng taos-pusong malasakit ng ating Diyos,
kung saan binisita tayo ng Bukang-liwayway mula sa langit; 79
para magbigay ng liwanag sa mga nasa gitna ng dilim, at
nakaupo sa lilim ng kamatayan; para gabayan ang ating mga paa
tungo sa landas ng kapayapaan." 80 Kaya't lumaki ang bata, at
lumakas sa espiritu. At naroon siya sa gitna ng mga liblib na lugar
hanggang sa araw na magpakilala siya sa Israel.

### *Kapanganakan ni Kristo*

2 1 At nangyari sa gitna ng mga panahong iyon, na
lumabas ang panukala mula sa Emperador Augusto na
dapat na magparehistro ang buong mundo. 2 Itong
pagpapaparehistro ay unang ginawa *noong* si Cirenio ay
gobernador pa ng Siria. 3 At lahat ay nag-alisan para

magparehistro, bawat isa papunta sa sariling lungsod. 4 At
umakyat din si Jose mula sa Galilee sa lungsod ng Nazaret,
papunta ng Judea, sa lungsod ni David na kung tawagin ay
Betlehem, (sa dahilan na siya ay nagmula sa angkan at pamilya
ni David) 5 para magparehistro kasama ang kanyang pinakasalang
asawa na si Maria na malapit nang manganak. 6 At nangyari
habang sila ay nasa lugar na iyon na dinatnan na sila ng araw ng
kanyang panganganak. 7 At iniluwal niya ang kanyang anak na
panganay, at binalot niya ito ng damit pang sanggol, at inilagay
Siya sa loob ng sabsaban dahil wala nang lugar para sa kanila sa
loob ng hotel.

### *Nagpakita ang mga Angel sa mga Pastor*

8 At sa loob ng lalawigan ding iyon ay may mga pastor na
nakatira sa kabukiran, at nagbabantay sa kanilang kawan sa gabi.
9 At biglang may anghel ng Panginoon ang tumayo sa tabi nila,
at ang kaluwalhatian ng Panginoon ay nagniningning sa palibot
nila anupa't sila ay natakot ng sobra-sobra. 10 At sinabi ng anghel
sa kanila, "Huwag kayong matakot dahil, tignan *niyo*, inaanunsyo
ko sa inyo ang balita ng matinding kasiyahan na siyang para sa
lahat ng bansa. 11 Dahil isinilang sa inyo sa araw na ito, sa lungsod
ni David, ang tagapagligtas na siyang Kristong Panginoon. 12 At
ito ang inyong palatandaan; matatagpuan *niyo* ang sanggol na
nakabalot ng damit pang sanggol, na nakahiga sa loob ng
sabsaban." 13 At biglang nagpakita kasama ng anghel ang
sangkatutak na hukbo ng langit na nagpupuri sa Diyos at sinasabi,
14 "Luwalhati sa Diyos sa kaitaasan at kapayapaan sa ibabaw ng
daigdig! Kagandahang-loob para sa mga tao!" 15 At nangyari,
habang paalis mula sa kanila ang mga anghel papunta sa langit
na sinabi sa isa't isa ng mga taong pastor, "Lumakad tayo agad
hanggang sa Betlehem at tignan natin itong bagay na nangyari
na ipinaalam sa atin ng Panginoon!" 16 At nagmamadali silang
nagpunta *doon* at natagpuan nila parehas si Maria at si Jose,
kasama ang sanggol na nakahiga sa loob ng sabsaban. 17 Pero
nang makita ay ipinamalita nila ang patungkol sa mensahe na
sinabi sa kanila tungkol sa Batang ito. 18 At lahat ng mga nakarinig
ay namangha tungkol sa *mga bagay* na sinabi ng mga pastor sa
kanila. 19 Pero itinago ni Maria ang lahat ng mga bagay na ito
habang pinagninilay-nilayan *ang mga ito* sa loob ng kanyang
puso. 20 At bumalik ang mga pastor na niluluwalhati at pinupuri

ang Diyos dahil sa lahat ng narinig at nakita nila ayon sa sinabi sa kanila.

### *Dinala ang Sanggol na Jesus sa Templo*

21 At nang matapos ang ika-8 araw ay tinuli na ang bata, at ang
pangalan Niya ay tinawag na Jesus, ang pangalang ibinigay sa
pamamagitan ng angel bago pa Siya ipagbuntis sa loob ng
sinapupunan. 22 At nang matapos ang mga araw ng paglilinis nila
ayon sa Batas ni Moises, dinala nila Siya sa Jerusalem para
maitalaga sa Panginoon, 23 (ayon sa isinulat sa Batas ng
Panginoon na "Bawat lalaking magbukas sa sinapupunan ay
tatawaging 'Tinalaga sa Panginoon'), 24 At para magbigay ng
handog na hayop ayon sa binangit sa Batas ng Panginoon, "Isang
pares ng kalapating batu-bato, o dalawang inakay na kalapati."
25 At pansinin mo, may isang lalaki sa Jerusalem na ang pangalan
ay Simeon. At ang taong ito'y matuwid, at maka-Diyos. Nag-
aantay *siya* sa *pagdating ng* Kaginhawahan ng Israel, at ang
Espiritung Banal ay sumasa kanya. 26 At ipinahayag sa kanya sa
pamamagitan ng Espiritung Banal na hindi niya makikita ang
kamatayan maliban sa makita niya muna ang Kristo ng Panginoon.
27 At pumunta siya sa loob ng templo sa patnubay ng Espiritu.
Dinala rin ng mga magulang sa loob ang sanggol na Jesus para
gawin nila ang naaayon sa tradisyon ng Batas patungkol sa Kanya.

### *Propesiya Tungkol Kay Jesus*

28 At kinarga niya ang Bata sa gitna ng mga bisig niya, sabay
pinuri ang Diyos at sinabi, 29 "Panginoon, pinapalaya Niyo *napo*
ngayon ng may kapayapaan ang alipin Niyo gaya ng sinabi Niyo,
30 dahil nakita na ng mga mata ko ang pagliligtas *Niyo* 31 na
inihanda *Niyo* sa harapan ng lahat ng tao. 32 Isang liwanag para
sa kaliwanagan ng mga paganong bansa, at kaluwalhatian sa
Inyong bayang Israel. 33 At nagtataka sina Jose at ang Kanyang
ina dahil sa mga bagay na sinasabi patungkol sa Kanya. 34 Tapos,
binasbasan sila ni Simeon at sinabi niya kay Maria na ina ng Bata,
"Tignan mo, ang *batang* ito ay itinakda para sa pagbagsak at
pagbangon ng marami sa gitna ng Israel, at para *maging*
senyales na tutuligsain, 35 (At sa iyo, isang espada ang tatagos rin
sa iyong kaluluwa,) nang sa ganun ay malantad ang iniisip ng
maraming puso. 36 At nandoon si Ana na *isang* propeta, anak na

babae ni Fanuel, mula sa angkan ni Aser. Siya'y ubod na ng tanda. Matapos ang kanyang pagkadalaga, pitong taon *lang* siyang
namuhay kapiling ang asawa. 37 At halos 84 na taon siyang biyuda
na di umaalis mula sa templo, naglilingkod ng may pag-aayuno
at pananalangin sa gabi at araw. 38 Dumating rin siya nang oras
ding iyon, nagpasalamat sa Panginoon, at nagsalita patungkol sa Kanya sa lahat ng mga umaasa sa katuparan ng kaligtasan sa
loob ng Jerusalem. 39 At nang magampanan na nila ang lahat ng
naaayon sa Batas ng Panginoon, bumalik sila papunta sa Galilee, papasok sa Nazareth na kanilang lungsod.

## *Lumaki si Jesus na Puno ng Karunungan ng Diyos*

40 Lumaki rin ang bata, at naging matatag sa espiritu, puno ng
karunungan at ang pabor ng Diyos ay sumasa Kanya. 41 At ang
Kanyang mga magulang ay nagpupunta kada taon sa Jerusalem
sa Pista ng Paskua. 42 At nang Siya'y 12 taong gulang na, umakyat
sila sa Jerusalem ayon sa kaugalian ng pista. 43 At nang matapos
*na* ang itinakdang mga araw, habang pauwi na sila, naiwan ang batang Jesus sa Jerusalem pero hindi iyon alam ni Jose at ng
Kanyang ina. 44 At sa pag-aakalang kasama *lang* Siya sa grupo, umalis sila para maglakbay sa buong maghapon. Pagtapos ay hinanap *na* nila Siya sa piling ng mga kamag-anak at sa piling ng
mga kakilala *nila*. 45 Pero nang di nila Siya matagpuan, bumalik
sila sa Jerusalem para hanapin Siya. 46 At nangyari, pagkalipas ng
tatlong araw, na natagpuan nila Siya sa loob ng templo na nakaupo sa kalagitnaan ng mga tagapagturo. *Siya'y* parehong nakikinig sa kanila at nagtatanong sa kanila. 47 At lahat ng mga
nakikinig sa Kanya ay nagulat dahil sa kaalaman at sa mga sagot
Niya. 48 At di sila makapaniwala nang makita Siya, at sinabi ng
nanay Niya sa Kanya, "Anak, bakit Mo *naman* kami trinato ng ganito? Tignan Mo, sobrang nahirapan kami ng tatay Mo sa
paghahanap sa Iyo!" 49 At sinabi Niya sa harap nila, "Bakit *naman*
*po* dahil dyan ay hinahanap niyo Ako? Di niyo *po* ba alam na kailangan Kong daluhan ang mga bagay *na patungkol* sa Aking
Ama?" 50 Pero di nila naintindihan ang salitang sinabi Niya sa
kanila. 51 Kaya't bumaba Siya kasama nila, at umuwi sa Nazaret. At Siya'y nagpapasakop sa kanila. Samantala, tinatandaan ng Kanyang ina ang lahat ng mga bagay na ito sa loob ng kanyang
puso. 52 At si Jesus ay patuloy na lumaki ang pangangatawan, at

patuloy na lumago sa karunungan, at sa pabor ng Diyos at ng
mga tao.

### *Nangusap ang Diyos kay Juan sa Gitna ng Ilang*

3

1 Ngayon, sa ika-15 taon ng pamumuno ni Emperador
Tiberio, *nang* si Pontio Pilato ay gobernador ng Judea,
at si Herodes *naman* ay gobernador ng Galilee,
gayundin, *nang* ang kapatid niyang si Felipe ay
gobernador sa Iturea, at sa rehiyon ng Traconite, at si
Lysanias ay gobernador sa Abilinia, 2 habang si Annas at Caiafas
*naman* ang mga pangulo ng kaparian, dumating ang Salita ng
Diyos kay Juan na anak ni Zacarias sa gitna ng ilang. 3 At
nagpunta siya sa lahat ng mga lalawigang pumapalibot sa Jordan,
na nagpoproklama *patungkol* sa Lublob ng Pagbabalik-loob para
sa kapatawaran ng mga kasalanan. 4 Ayon sa nasusulat sa aklat
ng mga salita ng propeta Isaias, sinasabi, "Ang tinig ng isang
sumisigaw sa gitna ng ilang, 'Ihanda niyo ang daraanan ng
Panginoon. Gawin niyong tuwid ang lalakaran Niya. 5 Bawat
lambak ay tatabunan, at bawat bundok at burol ay papatagin, at
ang baluktot ay magiging tuwid, pati ang lubak-lubak na mga
kalsada, mapapantay, 6 at lahat ng tao ay makikita ang kaligtasan
ng Diyos. "

### *Ipamalas ang Bunga na Katumbas ng Pagsisisi*

7 Kaya't sinabi niya sa mga taong dumarating para
magpalublob sa kanya, "Mga anak ng ahas! Sino ang nagbabala
sa inyo na tumakas mula sa poot na darating? 8 Dapat niyong
ipamalas ang mga bunga na katumbas ng pagsisisi, at huwag
niyong simulang sabihin sa mga sarili niyo, 'Ama namin si
Abraham! ’Dahil sinasabi ko sa inyo na kaya ng Diyos magpalaki
ng mga anak ni Abraham mula sa mga batong ito! 9 At ngayon
din ay nakatutok na ang palakol malapit sa ugat ng mga
punongkahoy. Kaya naman, kada puno na hindi namumunga ng
maganda ay pinuputol at hinahagis sa gitna ng apoy." 10 At
tinanong siya ng mga tao na nagsabing, "Ano *po* ngayon ang
gagawin namin?" 11 At pagsagot ay sinabi niya sa kanila,
"Magbahagi ang may dalawang damit *sa kanya* na wala, at ganito
rin ang gawin nang may higit sa sapat na pagkain." 12 At may
dumating rin na mga kolektor ng buwis para magpalublob at

sinabi nila sa kanya, "Guro, ano *po* ang gagawin namin?"
13 At itong sinabi niya sa harap nila, "Huwag kayong mangolekta ng higit pa mula sa inutos sa inyo."
14 At pilit din siyang hiningan ng sagot ng mga pulis na nagsabing, "At kami? Ano ang gagawin namin?" At sinabi niya sa kanila, "Huwag kayong manakot, o mag-akusa ng di totoo sa sinuman, at makuntento kayo sa mga sahod niyo."

## *Ipinahayag ni Juan ang Pagdating ng Kristo*

15 At habang umaasa ang mga tao at lahat ay nagtatanong sa loob ng mga puso nila patungkol kay Juan kung siya na nga ba ang Kristo o hindi,
16 sumagot si Juan *at* sinabi sa *kanilang* lahat, "Totoo ngang inilulublob ko kayo gamit ang tubig, pero parating na ang mas makapangyarihan sa akin, at hindi ako karapatdapat magtanggal ng sintas ng sandalyas Niya. Ilulublob Niya kayo sa loob ng Espiritung Banal at apoy.
17 Kung saan ang kalaykay ay makikita sa kamay Niya, at susuyurin Niya nang mabuti ang giikan Niya. Pagkatapos ay titipunin Niya ang trigo sa loob ng kamalig Niya, pero ang ipa ay susunugin Niya sa apoy na di namamatay."
18 Kaya naman, *sa pamamagitan* ng marami pang ibang pangungusap, ay ipinahayag niya ang Masayang Balita sa mga tao.
19 Pero si Herodes na gobernador, nang mapagsabihan niya *ito* tungkol kay Herodias na asawa ng kapatid niyang si Felipe, at patungkol sa lahat ng mga kasamaang nagawa ni Herodes,
20 (idinagdag pa niya bukod pa sa lahat ng ito), na ipinakulong niya si Juan sa loob ng bilangguan.

## *Kinasihan si Jesus ng Espirtung Banal Matapos Magpalublob*

21 At nang ang lahat ng mga tao ay makapagpalublob, dumating ang panahon na si Jesus din ay nagpalublob, at habang nananalangin, nagbukas ang langit,
22 pagtapos ay bumaba sa Kanya ang Espiritung Banal sa pisikal na katawan na ang hugis ay tulad sa isang kalapati, at may tinig mula sa langit ang nagsalita, "Ikaw ang Anak Kong minamahal. *sa Iyo* Ako lubos na nasisiyahan."
23 At si Jesus mismo ay kakatungtong palang ng edad na 30, na Siyang itinuring na anak ni Jose, *na anak* ni Heli,
24 *na anak* ni Matat, *na anak* ni Levi, *na anak* ni Melkai, *na anak* ni Jana, *na anak* ni Jose,
25 *na anak* ni Matatias, *na anak* ni Amos,

*na anak* ni Nahum, *na anak* ni Esli, *na anak* ni Nagai, **26** *na anak*
ni Ma-at, *na anak* ni Matatias, *na anak* ni Shimei, *na anak* ni Jose,
*na anak* ni Juda, **27** *na anak* ni Johanan, *na anak* ni Resa, *na anak*
ni Zorobabel, *na anak* ni Salatiel, *na anak* ni Neri, **28** *na anak* ni
Melkai, *na anak* ni Adi, *na anak* ni Kosam, *na anak* ni Elmodam,
*na anak* ni Er, **29** *na anak* ni Jose, *na anak* ni Eliezer, *na anak* ni
Jorim, *na anak* ni Matat, *na anak* ni Levi, **30** *na anak* ni Simeon, *na
anak* ni Juda, *na anak* ni Jose, *na anak* ni Jonan, *na anak* ni
Eliakim, **31** *na anak* ni Melea, *na anak* ni Menan, *na anak* ni Matata,
*na anak* ni Nathan, *na anak* ni David, **32** *na anak* ni Jesse, *na anak*
ni Obed, *na anak* ni Boaz, *na anak* ni Salmon, *na anak* ni Naason,
**33** *na anak* ni Aminadab, *na anak* ni Aram, *na anak* ni Esrom, *na
anak* ni Fares, *na anak* ni Juda, **34** *na anak* ni Jacob, *na anak* ni
Isaac, *na anak* ni Abraham, *na anak* ni Terah, *na anak* ni Nahor,
**35** *na anak* ni Serug, *na anak* ni Reu, *na anak* ni Peleg, *na anak* ni
Heber, *na anak* ni Shelah, **36** *na anak* ni Cainan, *na anak* ni Arfaxad,
*na anak* ni Shem, *na anak* ni Noah, *na anak* ni Lamek, **37** *na anak*
ni Metusela, *na anak* ni Enoc, *na anak* ni Jared, *na anak* ni
Mahalalel, *na anak* ni Kenan, **38** *na anak* ni Enos, *na anak* ni Seth,
*na anak* ni Adan, *na anak* ng Diyos.

### *Tinukso ni Satanas si Jesus sa Ilang*

4

**1** At puspos ng Espiritung Banal, umalis si Jesus mula sa
Jordan at lumakad Siyang ginagabayan ng Espiritu
papunta sa ilang, **2** *kung saan* ay tinukso *Siya* ng diyablo
*sa loob ng* 40 araw. Pero wala Siyang anumang kinain
sa loob ng mga araw na iyon, at makalipas ng panahong
ito ay nagutom Siya. **3** At sinabi sa Kanya ng diyablo, "Kung Ikaw
*nga* ang Anak ng Diyos, sabihin mo sa batong ito na maging
tinapay." **4** At pagsagot ni Jesus ay sinabi sa kanya, "Nasusulat na
di lamang sa pamamagitan ng tinapay mabubuhay ang tao, kundi
sa bawat salita ng Diyos." **5** At inakay Siya ng diyablo papunta sa
*isang* mataas na bundok *kung saan* ay ipinakita niya sa Kanya sa
isang iglap ang lahat ng kaharian sa buong mundo. **6** At sinabi sa
Kanya ng diyablo, "Ibibigay ko *sa Iyo* ang lahat ng
kapangyarihang ito, pati na ang kanilang kaningningan dahil
ibinigay ito sa akin, at ibinibigay ko ito kanino ko man gusto. **7**
Kaya't kung luluhod ka sa harapan ko, lahat ng ito'y mapapa sa
Iyo." **8** At pagsagot ni Jesus ay sinabi sa kanya, "Lumayas ka sa
harapan Ko, Satanas! Dahil nasusulat, 'Sasambahin mo ang

Panginoon mong Diyos, at Siya lamang ang paglilingkuran mo." 9
At Siya'y pinapunta niya sa Jerusalem, at pinatayo Siya sa tuktok
ng templo, at sinabi sa Kanya, "Kung Ikaw *nga* ang Anak ng Diyos,
tumalaon Ka mula riyan 10 dahil nasusulat na 'Uutusan Niya ang
mga anghel *Niya* alang-alang *sa Iyo* para bantayan Kang mabuti,
11 sapagkat kakargahin Ka nila sa ibabaw *ng kanilang* mga kamay,
kundi ay baka matisod ang paa Mo sa bato.' 12 At pagsagot ay
sinabi sa kanya ni Jesus na, "Ito ang sinabi, 'Huwag mong
susubukan ang Panginoon mong Diyos.'" 13 At nang matapos ang
diyablo sa lahat ng panunukso, iniwanan Siya nito sa loob ng
maiksing panahon.

## *Taglay ni Jesus ang Kapangyarihan ng Espiritu*

14 At nagbalik si Jesus papunta sa Galilee taglay ang
kapangyarihan ng Espiritu, at kumalat ang balita tungkol sa
Kanya sa lahat ng lugar sa palibot. 15 At nagtuturo Siya sa loob ng
kanilang mga simbahan na pinupuri ng lahat. 16 Samantala,
pumunta Siya sa loob ng Nazaret kung saan Siya pinalaki. At gaya
ng kinaugalian Niya, pumasok Siya sa loob ng simbahan sa
kalagitnaan ng Araw ng Pamamahinga at tumayo Siya para
magbasa. 17 At inabot sa Kanya ang Biblia ng propeta Isaias. At
nang buklatin *Niya* ang Biblia ay natagpuan Niya ang parte kung
saan ito ang nakasulat, 18 "Ang Espiritu ng Panginoon ay sumasa
Akin, na Siyang nagbigay kapangyarihan sa Akin para iproklama
ang Masayang Balita sa mahihirap. Pinadala Niya Ako para
pagalingin ang mga nadurog na puso, para ipahayag sa mga
bilanggo ang kalayaan at sa mga bulag, ang panunumbalik ng
paningin, para palayain ang mga sugatan sa pamamagitan ng
pagpapatawad, 19 para iproklama ang katanggap-tanggap na taon
ng Panginoon." 20 At pagsara ng Biblia ay binalik *iyon* sa katiwala,
sabay upo. At ang mga mata ng lahat ng nasa loob ng simbahan
ay nakatitig sa Kanya. 21 At sinimulan Niyang sabihin sa kanila na,
"Sa araw na ito ay natupad ang Kasulatang ito na inyong narinig."

## *Pinuna ni Jesus ang Pagdududa ng Madla*

22 At lahat ay nagpapatotoo sa Kanya at namamangha tungkol sa
*mga* magagandang salita na lumalabas mula sa bibig Niya. At
sinabi nila, "Hindi ba't ito ang anak ni Jose?" 23 At sinabi Niya sa
kanila, "Siguradong sasabihin niyo sa Akin ang kasabihang ito,

'Dok, gamutin mo *naman* ang sarili Mo. Anumang nabalitaan
naming nangyari sa gitna ng Capernaum ay gawin Mo rin dito sa
gitna ng lungsod Mo." **24** At sinabi Niya, "Sinasabi Ko sa inyo ang
totoo, na walang propeta ang katanggap-tanggap sa loob ng
kanyang lalawigan. **25** Pero sa totoo *lang*, sinasabi Ko sa inyo,
maraming mga babaing balo ang nakatira sa Israel na namuhay
sa panahon ni Elias, nang ang langit ay magsara ng tatlong taon
at anim na buwan, nang magkaroon ng matinding taggutom sa
buong kalupaan. **26** Pero hindi ipinadala sa kanino man sa kanila
si Elias kundi sa Sarepta sa Sidon, sa isang babaing balo. **27**
Marami ding mga ketongin ang nakatira sa Israel na nandoon sa
panahon ng propetang Eliseo, pero wala sa kanila ang nalinis
maliban kay Naaman na taga Syria." **28** At napuno ng galit ang
lahat ng mga nasa loob ng simbahan nang marinig ang mga ito.
**29** At pagtayo ay kinaladkad nila Siya palabas ng lungsod at dinala
nila Siya hanggang sa dulo ng burol kung saan itinayo ang
kanilang lungsod, para itulak Siya pababa. **30** Pero nang makalusot
Siya sa kalagitnaan nila ay umalis *na* Siya.

## *May Taglay na Kapangyarihan ang mga Salita ni Jesus*

**31** Pagkatapos ay bumaba Siya papuntang Capernaum,
isang lungsod sa Galilee, at Siya ay nagtuturo sa kanila tuwing
Araw ng Pamamahinga. **32** At namangha sila sa pagtuturo Niya
dahil may kasamang kapangyarihan ang salita Niya. **33** At may
isang lalake sa loob ng simbahan na inaalihan ng espiritu, isang
demonyo ng karumihan, at pagsigaw nito gamit ang malaking
boses, **34** ay sinabi, "Arrgh! Anung pakialam Mo sa amin, Jesus *na*
Nazareno? Dumating Ka ba para tapusin na kami? Kilala ko kung
sino Ka. Ikaw ang Banal ng Diyos!" **35** At sinaway siya ni Jesus
sabay sabi, "Tumahimik ka at lumabas ka mula sa kanya!"
Pagkatapos ihagis ng demonyo ang lalake sa kalagitnaan *nila*,
lumabas ito mula sa kanya nang di siya nasaktan. **36** At tinamaan
ng pagkamangha ang lahat tapos ay kinausap nila ang isa't isa
sabay sinabi, "Anung klaseng salita ito? Sapagkat inuutusan Niya
ang mga maruruming espiritu ng may awtoridad at
kapangyarihan at lumalabas sila!" **37** At kumalat ang balita tungkol
sa Kanya sa bawat lugar sa paligid.

### *Naglingkod Matapos Pagalingin ng Panginoon*

38 At pag-alis mula sa simbahan ay pumasok Siya sa loob ng
bahay ni Simon. At ang biyenang babae ni Simon ay
pinahihirapan ng matinding lagnat at nakiusap sila sa Kanya
tungkol dito. 39 At pagtayo sa tapat nito ay pinagsabihan Niya ang
lagnat, at umalis ito sa kanya. At agad itong tumayo para
paglingkuran sila. 40 At nang papalubog na ang araw, dinala nila
sa Kanya silang lahat na may iba't ibang sakit na nararamdaman
gaano man karami. At nang ipatong ang kamay sa bawat isa sa
kanila ay pinagaling Niya sila. 41 At lumalabas rin ang mga
demonio mula sa marami na sumisigaw *pa* at nagsasabing, "Ikaw
ang Kristo, ang Anak ng Diyos!" At *pag* sinasaway ay di Niya
hinayaang makapagsalita ang mga ito dahil alam nila na Siya ang
Kristo. 42 At pagsikat ng araw, umalis na Siya papunta sa isang
liblib na lugar at hinanap Siya ng mga tao. At nagpunta sila
palapit sa Kanya at Siya ay pinigilan nila para huwag nang umalis
mula sa kanila. 43 Pero nagsabi Siya sa kanila na, "Kinakailangan
Ko ring iproklama ang Masayang Balita ng Kaharian ng Diyos sa
iba *pang* mga lungsod sapagkat ito ang dahilan kaya Ako ay
ipinadala." 44 At nagpoproklama Siya sa loob ng mga simbahan ng
Galilee.

### *Tinawag ni Jesus si Simon para Mangisda ng Tao*

5

1 At nangyari, na habang dinudumog Siya ng mga tao
para makinig ng salita ng Diyos, Siya naman ay tumayo
sa tabi ng lawa ng Genesaret. 2 At may nakita Siyang
dalawang bangkang nakapuwesto sa gilid ng lawa, pero
ang mga mangingisda ay malayo na sa mga ito, *at*
naglilinis ng mga lambat. 3 At pagsakay *Niya* sa loob ng isa sa
mga bangka na pag-aari ni Simon ay pinakiusapan Niya itong
umusog ng kaunti papalayo sa lupa. At pag-upo ay tinuruan Niya
ang mga tao mula sa bangka. 4 At nang matapos na Siyang
magsalita ay sinabi Niya kay Simon, "Pumalaot ka papunta sa
malalim at ihulog niyo ang mga lambat niyo para makapanghuli."
5 At pagsagot ni Simon ay sinabi nito sa Kanya, "Bossing,
nagpagod na *po* kami nang buong gabi na walang nakukuha,
pero *dahil* sa sinabi *Niyo po* ay ihuhulog ko ang lambat." 6
Matapos itong magawa ay nakahuli sila ng napakalaking bilang
ng mga isda, *anupa't* napupunit na ang lambat nila. 7 At kumaway

sila sa mga kasamahan na nasa kabilang bangka para pumunta
*at* tulungan sila. Dumating nga ang mga ito at napuno nila ang
parehas na bangka hanggang sa halos lumubog na sila.
8 At nang
makita *ito* ni Simon Pedro, dumapa siya sa paanan ni Jesus
habang sinasabi, "Lumayo *po* Kayo sa akin dahil ako *po*,
Panginoon, ay isang makasalanang tao!"
9 Tinamaan kasi siya ng
matinding pagkamangha pati na ang lahat ng kasama niya dahil
sa huli ng mga isda na nakuha nila.
10 At gayundin sina Tyago at
si Juan, mga lalaking anak ni Zebedeo, na kasamahan sa negosyo
ni Simon. At sinabi ni Jesus kay Simon, "Huwag kang matakot.
Simula ngayon, manghuhuli ka na ng mga tao."
11 At pagkadaong
ng mga bangka sa ibabaw ng lupa, iniwan nila ang lahat *at*
sumama sa Kanya.

## *Pinagaling ni Jesus ang Ketongin*

12 At nangyari habang Siya'y nasa gitna ng isa sa mga lungsod na
kapansin-pansin ang isang lalaking puno ng ketong. At pagkakita
kay Jesus ay humalik ito sa lupa, nagmakaawa sa Kanya, sabay
sinabi, "Panginoon, kung gugustuhin Niyo *po*, magagawa Niyo
*pong* linisin ako."
13 At pagka-unat ng kamay ay hinawakan Niya
ito sabay sabi, "Gusto Ko. Maging malinis ka!" At biglang naalis
ang ketong mula sa kanya.
14 At inutos Niya rito, "Huwag mong
ipagsabi kanino man, kundi, pag-alis ay ipakita mo ang sarili mo
sa pari, at maghandog ka para sa iyong paglilinis ayon sa inutos
ni Moises bilang testimoniya sa kanila."
15 Pero lalo lang kumalat
ang balita tungkol sa Kanya, at napakaraming tao ang
nagdagsaan para makarinig, at para magpagamot sa Kanya mula
sa mga karamdaman nila.
16 Pero Siya ay bumabalik sa gitna ng
mga liblib na lugar at nananalangin.

## *Pinakita ni Jesus na Siya ang Diyos na Nagpapatawad sa Mga Kasalanan ng Tao*

17 At nangyari sa isa sa mga araw na Siya'y nagtuturo na may
mga nakaupong Pariseo at mga tagapagturo ng Batas na
nagsipuntahan mula sa bawat barangay ng Galilee, at ng Judea,
pati ng Jerusalem. At ang kapangyarihan ng Panginoon ay
nandoon para pagalingin sila.
18 At bigla na *lang na* may mga
kalalakihang may dala-dalang taong naparalisado na nakaratay
sa banig. At naghanap sila ng paraan para maipasok siya sa loob

at para mailagay *siya* sa harapan Niya. 19 Nang walang makitang
paraan na mailusot nila siya sa loob dahil sa dami ng tao,
sumampa sila sa ibabaw ng bubungan *at* pinalusot nila siya sa
mga bloke *ng bubong* pababa, kasama ang hinihigaan, papunta
sa gitna sa harap ni Jesus. 20 At nang makita ang pananalig nila
ay sinabi Niya sa lalake, "Tao, pinatawad na sa iyo ang mga
kasalanan mo." 21 At nagsimulang mangatwiran sa isip ang mga
dalubhasa sa Biblia pati na ang mga Pariseo na nagsabing, "Sino
ba itong nagsasalita ng mga kalapastanganan sa Diyos? Sino ba
ang may kakayahang magpatawad ng mga kasalanan kundi ang
Diyos lamang?" 22 Pero nang mabatid ni Jesus ang mga iniisip nila,
sumagot Siya *at* sinabi sa kanila, "Bakit kayo nangangatwiran sa
loob ng inyong mga puso? 23 Ano ba ang mas madali, ang sabihing,
'Pinapatawad na *sa iyo* ang mga kasalanan mo,' o ang sabihing,
'Bumangon ka at maglakad'? 24 Pero para malaman *niyo* na ang
Anak ng Tao ay may kapangyarihan sa ibabaw ng lupa na
magpatawad sa mga kasalanan," (sinabi Niya sa naparalisado,)
"Sinasabi Ko *sa iyo*, bumangon ka, at pagbitbit ng iyong higaan
ay umuwi ka na papunta sa pamilya mo." 25 At bigla siyang
tumayo sa harapan nila. Pagkakuha ng kanyang hinihigaan ay
umuwi na siya papunta sa pamilya niya habang nagpupuri sa
Diyos. 26 At nabalot silang lahat ng pagkamangha, sabay nagpuri
sila sa Diyos, pero napuno sila ng takot na nagsabing, "Nakakita
tayo ng mga kakaibang bagay ngayong araw!"

## *Dumating si Jesus Para Tawagin ang Makasalanan*

27 At pagkatapos ng mga ito ay lumakad na Siya at nakita Niya
ang isang kolektor ng buwis na nagngangalang Levi na nakaupo
sa tapat ng bayaran ng mga buwis. At sinabi Niya rito, "Sumama
ka sa Akin." 28 At nang iwanan ang lahat, tumayo siya *at* sumama
sa Kanya. 29 At naghanda si Levi para sa Kanya ng engrandeng
salu-salo sa loob ng bahay niya, at nandoon ang napakalaking
grupo ng mga kolektor ng buwis at iba pang kasalo nila sa
handaan. 30 Pero ang kanilang mga tagapagturo at ang mga
Pariseo ay dumaing laban sa mga alagad Niya na nagsabing,
"Anung dahilan na kayo ay kumakain at umiinom kasama ang
mga kolektor ng buwis at mga makasalanan?" 31 At pagsagot ni
Jesus ay sinabi Niya sa kanila, "Ang mga malulusog ay di na
kailangan *pa* ng manggagamot, kundi ang mga may sakit. 32

Dumating Ako di para tawagin ang mga matutuwid kundi ang mga makasalanan, tungo sa pagbabago."

### *Pinuna ng Mga Pariseo ang Mga Alagad ni Jesus*

**33** At ang sabi nila sa Kanya, "Anung dahilan na madalas nag-
aayuno at naghahandog ng mga panalangin ang mga alagad ni
Juan, gayon din ang sa mga Pariseo, pero ang sa Inyo'y *lagi na*
*lang* kumakain at umiinom?" **34** At ang sabi Niya sa kanila, "Hindi
*niyo magagawang* mag-ayuno ang mga kaibigan ng mga ikakasal,
habang ang lalaking ikakasal ay kasama nila sa loob. **35** Pero
darating rin ang mga araw kung kailan ang lalaking ikakasal ay
kukunin mula sa kanila, pagtapos noon ay mag-aayuno sila sa
loob ng mga araw na iyon." **36** At may sinabi pa Siyang talinghaga
sa kanila na *ganito*, "Walang nagtatagpi *ng* isang pirasong tela
na bago sa lumang damit, dahil kung hindi ay parehas
*mangyayari na* masisira ang bagong *tagpi*, at ang lumang *damit*
ay hindi babagay sa tagpi na galing sa bagong tela. **37** Wala ring
naglalagay ng sariwang katas ng ubas sa loob ng mga lumang
bote na yari sa balat, dahil kung hindi ay papuputukin ng
sariwang katas ng ubas ang mga boteng yari sa balat, at ito ay
matatapon at masisira ang mga lalagyang balat. **38** Samakatuwid,
ang sariwang katas ng ubas ay dapat ilagay sa mga bagong bote
na yari sa balat at parehas silang magtatagal. **39** At walang sanay
uminom ng luma ang agad na magugustuhan ang bago, dahil
sasabihin niya, "Ang luma ay mas masarap."

### *Inakusahan ng mga Pariseo si Jesus na Gumagawa ng Ilegal sa Araw ng Pamamahinga*

# 6

**1** At nangyari sa panahon ng pangalawang
Pamamahinga matapos ang sa una na napadaan Siya
sa gitna ng mga triguhan. At namimitas ng mga uhay
ang mga alagad Niya, kinikiskis sa mga palad at
kinakain ang mga iyon. **2** Pero may ilang mga Pariseo
ang nagsabi sa kanila, "Bakit *niyo ginagawa* ang ilegal na gawin
sa panahon ng Pamamahinga?" **3** At pagsagot ay sinabi ni Jesus
sa kanila, "Hindi *niyo* ba ito nabasa, ang ginawa ni David mismo
nang magutom siya at ang mga kasama niya, **4** kung paano siya
pumasok sa loob ng tahanan ng Diyos, pagtapos ay kumuha siya
at kumain ng mga tinapay na panghandog, at ipinamahagi niya

pa sa mga kasamahan niya na di pwedeng kainin, maliban lang
sa mga pari?" 5 At sinabi Niya sa kanila na, "Ang Anak ng Tao ay
Siya ring Panginoon ng Araw ng Pamamahinga."

## *Nagpagaling Pa Rin si Jesus Kahit Pa May Kumokontra*

6 At nangyari din sa isa pang Araw ng Pamamahinga, na pumasok
Siya sa loob ng simbahan para magturo. At mayroon doong isang
lalake at ang kanang kamay niya ay baldado. 7 At pinanonood Siya
ng mga dalubhasa sa Biblia at ng mga Pariseo kung
magpapagaling Siya sa panahon ng Araw ng Pamamahinga, para
makakita sila ng iaakusa laban sa Kanya. 8 Pero alam Niya ang
mga iniisip nila at sinabi Niya sa lalake na may baldadong kamay,
"Bumangon ka at tumayo ka sa gitna." At pagbangon ay tumayo
siya. 9 Pagkatapos ay sinabi ni Jesus sa kanila, "Tatanungin Ko
kayo kung legal ba sa mga Araw ng Pamamahinga na gumawa
ng mabuti o gumawa ng masama? Ang magligtas ng kaluluwa o
pumatay?" 10 At pagtingin sa kanilang lahat na nakapalibot ay
sinabi Niya sa tao, "Iunat mo ang kamay mo." At ginawa nga niya
iyon at ang kamay niya ay nagbalik sa normal gaya ng sa kabila.
11 Pero sila ay napuno ng kahangalan, at nagpulong sila sa isa't
isa kung anung dapat nilang gawin kay Jesus.

## *Pinili ni Jesus ang Kanyang mga Apostol*

12 At nangyari sa kalagitnaan ng mga araw na iyon na
pumunta Siya sa gitna ng bundok para manalangin. At inabot
Siya ng buong gabi sa pananalangin sa Diyos. 13 At pagdating ng
liwanag ay tinawag Niya ang mga alagad Niya at pumili mula sa
kanila ng 12 na pinangalanan Niya ring mga apostol: 14 Sina
Simon (na pinangalanan din Niyang Pedro), at si Andres na
kapatid niya, sina Tyago at Juan, sina Felipe at Bartolome, 15 sina
Mateo at Tomas, sina Tyago ang *anak* ni Alfeo, at Simon na kung
tawagin ay Masigasig, 16 sina Judas *na kapatid* ni Tyago, at si
Judas Iscariote, na siya ring naging traydor. 17 At pagbabang
kasama nila ay tumayo Siya sa ibabaw ng isang patag na lugar.
At isang grupo ng mga alagad Niya at malaking bilang ng mga
taong mula sa buong Judea at Jerusalem, at mula sa
dalampasigan ng Tiro at ng Sidon, ang dumating para makinig sa
Kanya at magpagamot mula sa mga sakit nila, 18 at sila ay

nagsipaggaling, pati ang mga pinahihirapan ng mga maruruming
espiritu. **19** At lahat ng mga tao ay nagsisikap na mahawakan Siya
dahil *may* lakas na dumadaloy mula sa Kanya at pinagagaling nito
ang lahat.

### *Ang Mga Mapapalad*

**20** At nang titigan Niya ang mga alagad Niya ay sinabi Niya,
"Mapapalad kayong mga dukha, dahil pag-aari niyo ang Kaharian
ng Diyos. **21** Mapapalad kayo na nagugutom ngayon dahil
mabubusog kayo. Mapapalad kayo na nagluluksa ngayon dahil
hahalakhak kayo. **22** Mapapalad kayo kapag kinamuhian kayo ng
mga tao, at kapag tiniwalag nila kayo, at siniraan kayo, tapos ay
tatratuhin ang pangalan niyo na parang maruming basura, alang-
alang sa Anak ng Tao. **23** Magdiwang kayo sa araw na iyon at
lumundag sa tuwa dahil tignan *niyo*, malaki ang gantimpala *niyo*
sa langit, dahil ganyan din ang ginawa ng kanilang mga ama sa
mga propeta. **24** Pero lagot kayong mayayaman dahil natatanggap
*niyo na* ang kaginhawahan *niyo*! **25** Lagot kayong mga nabusog
dahil magugutom kayo! Lagot kayong tumatawa ngayon dahil
magluluksa at mag-iiyakan kayo! **26** Lagot kayo kapag ang lahat
*na lang* ng tao ay nagsasalita ng magaganda sa inyo, dahil ganito
rin ang ginawa ng mga ama *niyo* sa mga pekeng propeta!

### *Mahalin Ang Kaaway*

**27** Pero sinasabi Ko sa inyong mga nakikinig, mahalin niyo ang
mga kaaway niyo. Gawan niyo ng kabutihan ang mga namumuhi
sa inyo. **28** Pagpalain *niyo* ang *mga taong* minumura kayo at
ipanalangin *niyo* ang mga nang-aabuso sa inyo. **29** Iharap mo rin
ang kabilang pisngi sa kanya na sumasampal *sa iyo*, at huwag
mong pigilang kunin din ang kamiseta *mo* ng taong umaagaw ng
pangginaw mo. **30** At magbigay ka sa bawat isang humihingi sa
iyo, at huwag mo nang hilinging ibalik pa ang pag-aari mo ng
taong umaagaw *nito sa iyo*. **31** At kung anung gusto niyo na gawin
sa inyo ng mga tao, ganito rin ang gawin niyo sa kanila. **32** At kung
ang minamahal niyo ay ang mga nagmamahal sa inyo, anung
klaseng pasasalamat ang *tatanggapin* niyo? Dahil ang mga
makasalanan rin ay minamahal ang mga nagmamahal sa kanila.
**33** At kung ang ginagawan niyo ng kabutihan ay ang mga
gumagawa ng mabubuti sa inyo, anu pang pasasalamat ang

*tatanggapin* niyo? Kahit naman ang mga makasalanan ay
ginagawa rin ang ganito. **34** At kung nagpapahiram kayo sa *mga*
*tao* kung saan ay tiwala kayong makakasingil *kayo*, anu pang
pasasalamat ang *tatanggapin* niyo? Kahit naman ang mga
makasalanan ay nagpapahiram din sa mga *kapwa nila*
makasalanan para masingil rin nila ang katumbas na halaga. **35**
Ngunit mahalin *niyo* ang mga kaaway *niyo*, at gumawa kayo ng
mabuti. Magpahiram rin kayo ng di umaasang maibabalik *pa iyon*.
Nang sa ganun ay magiging malaki ang gantimpala *niyo* at
magiging mga anak kayo ng Kataas-taasan. Dahil Siya'y mabait
sa mga walang utang na loob at sa mga salbahe. **36** Kaya't maging
mahabagin rin kayo kung paanong ang Ama niyo ay mahabagin.

## *Huwag Manghusga*

**37** Huwag rin kayong manghusga, at hinding-hindi kayo
huhusgahan. Huwag kayong magbitaw ng sentensya at hinding-
hindi kayo sesentensyahan. Magpatawad kayo at kayo'y
patatawarin. **38** Magbigay kayo, at ito'y ibibigay sa inyo sa
magandang sukat; siniksik na, niyugyog pa, at nag-uumapaw sa
dami ang ibibigay nila papunta sa lalagyan niyo. Dahil ang
sukatang ginamit *niyo* ang siya *ring* ipangsusukat sa inyo." **39** At
nagsabi Siya ng talinghaga sa kanila, "Kaya ba ng bulag na mag-
akay ng bulag? Hindi, parehas silang mahuhulog sa bangin! **40** Ang
estudyante ay hindi hihigit sa kanyang guro, pero ang bawat
isang nakatapos ng pag-aaral ay magiging katulad ng kanyang
guro. **41** At bakit mo nakikita ang ipa na nasa mata ng kapatid mo,
pero ang kahoy na nasa sarili mong mata ay di mo napapansin?
**42** O paano mo masasabi sa kapatid mo, 'Kapatid, hayaan mong
tanggalin ko ang ipa na nasa mata mo,' *samantalang* ikaw mismo,
ay di napapansin ang kahoy na nasa mata mo? Ipokrito!
Tanggalin mo muna ang kahoy mula sa mata mo at saka ka
malinaw na makakakita para tanggalin ang ipa na nasa mata ng
kapatid mo.

## *Paano Kilalanin ang Tao*

**43** Dahil ang malusog na punongkahoy ay di nagbubunga ng bulok
na prutas, o ang may sakit na punongkahoy ay nagbubunga ng
magandang prutas. **44** Dahil ang bawat punongkahoy ay nakikilala
sa pamamagitan ng sarili nitong bunga. Dahil hindi sila namimitas

ng mga igos mula sa dawagan o namimitas sila ng ubas mula sa
matitinik na damo. 45 Ang mabuting tao ay naglalabas ng mabuti
mula sa pondo ng kabutihan sa puso niya, at ang masamang tao
*naman* ay naglalabas ng masama mula sa pondo ng kasamaan
sa puso niya, dahil mula sa *mga bagay* na umaapaw sa puso ay
nagsasalita ang bibig niya. 46 At bakit niyo Ako tinatawag *na*,
'Panginoon, Panginoon!' pero di niyo *naman* ginagawa ang
sinasabi Ko?

### *Matatag ang Taong Sumusunod sa Salita ni Kristo*

47 Bawat isa na lumalapit sa Akin at nakikinig sa mga salita Ko,
at ginagawa ang mga ito: ipapakita Ko sa inyo kung sino ang
katulad niya. 48 Para siyang isang tao na nagtayo ng bahay na
naghukay at nilaliman ito, tapos ay gumawa siya ng pundasyon
sa ibabaw ng bato. At pagdating ng baha, tinamaan ng agos ng
ilog ang bahay na iyon pero hindi ito natinag dahil itinayo ito sa
ibabaw ng bato. 49 Pero ang nakinig at di tumupad ay parang
isang tao na nagtayo ng bahay sa ibabaw ng lupa na walang
pundasyon, kung saan humampas ang agos ng ilog at agad itong
gumuho. At grabe ang pinsalang tinamo ng bahay na ito.

### *Pinagaling ni Jesus ang Maysakit sa Pamamgitan ng Salita*

7 1 At nang matapos Niya ang lahat ng mga sinabi Niya sa
pandinig ng mga tao ay pumasok na Siya sa loob ng
Capernaum. 2 At may isa *roong* opisyal ng kapulisan na
*may* alipin na may malubhang karamdaman, *at* ito'y nasa
bingid na ng kamatayan. Ang taong ito ay napakahalaga sa kanya.
3 At nang mabalitaan *niya* ang tungkol kay Jesus, nagpadala siya
sa Kanya ng mga punong-lingkod ng mga Judio para pakiusapan
Siyang puntahan *at* pagalingin ang alipin niya. 4 At paglapit nila
kay Jesus ay nakiusap sila sa Kanya ng buong sigasig *at* sinabi
na, "Karapat-dapat siyang gawan ng ganitong kabutihan 5 dahil
mahal niya ang bansa natin, sa katunayan nagpatayo *pa* siya
para sa atin ng simbahan." 6 At lumakad si Jesus kasama nila.
Pero nang makarating na Siya sa distansyang di kalayuan mula
sa bahay, nagpadala ng mga kaibigan ang opisyal ng kapulisan
sa Kanya para sabihin sa Kanya, "Panginoon, huwag na *po*
kayong mag-abala dahil hindi *po* ako karapat-dapat na pasilungin

Kayo sa ilalim ng aking bubungan, 7 kaya di ko rin *po* itinuring ang
sarili ko na karapat-dapat na lumapit sa Inyo. Pero bigkasin Niyo
*lang po* ang salita, at gagaling na ang alipin ko. 8 Dahil ako rin *po*
ay isang taong naatasan na nasa ilalim ng awtoridad *at* may mga
hawak na mga pulis na nakapailalim sa akin. At kapag sinabi ko
sa isang ito, 'Umalis ka,' umaalis nga ito, at sa isa *naman*, 'Halika,'
ito nama'y lumalapit, at sa alipin ko, 'Gawin mo ito,' ginagawa
nga niya *iyon*." 9 Pero nang marinig ni Jesus ang mga bagay na
ito, namangha Siya sa kanya sabay lingon sa mga taong
sumusunod sa Kanya *at* saka sinabi, "Sinasabi Ko sa inyo, wala
pa Akong nakikitang ganito kalaking pananalig sa loob ng Israel!"
10 At pagbalik ng mga pinadalang *tao* sa loob ng bahay ay
natagpuan nilang magaling na ang nagkasakit na alipin.

### *Binuhay ni Jesus ang Patay*

11 At nangyari kinabukasan na nagpunta Siya sa gitna ng isang
lungsod na kung tawagin ay Nain. At maraming mga alagad Niya
ang sumama sa Kanya, pati na ang napakaraming tao. 12 Pero
habang Siya ay papalapit sa entrada ng lungsod, tumamban rin
*sa kanila* ang isang namatay na dinadala palabas - ang nag-iisang
anak na lalake ng kanyang ina at ito ay isa nang balo. At
napakaraming taong mula sa lungsod ang kasama ng babaing
balo. 13 At pagkakita sa kanya ng Panginoon ay nahabag Siya sa
kanya at sinabi Niya sa kanya, "Huwag ka nang umiyak." 14 At
paglapit ay hinawakan Niya ang kabaong at ang mga nagbubuhat
*nito* ay napatigil, at sinabi Niya, "Iho, sinasabi Ko sa iyo,
bumangon ka." 15 At bumangon ang patay at nagsimula itong
magsalita. At siya ay ibinigay Niya sa kanyang ina. 16 At tinamaan
silang lahat ng takot at niluwalhati nila ang Diyos sabay sinabi na,
"Isang dakilang propeta ang naparito sa kalagitnaan natin!" At
na, "Binisita ng Diyos ang Kanyang bayan!" 17 At ang balitang ito
tungkol sa Kanya ay kumalat sa buong Judea at sa lahat ng mga
nakapalibot na lugar. 18 At ibinalita ng mga alagad ni Juan sa
kanya ang tungkol sa lahat ng mga ito.

### *Humingi si Juan ng Kumpirmasyon kay Jesus Mula sa Kulungan*

19 At nang tawagin ni Juan ang dalawa sa mga alagad niya para
ipadala papunta kay Jesus, sinabi *niya*, "Kayo na *po* ba ang

*inaasahang* darating o maghihintay pa kami ng iba?" 20 At
pagkarating ng mga lalaking *ito* sa Kanya ay sinabi nila, "Si Juan
na Tagalublob ay pinadala *po* kami para puntahan Kayo na
nagsabing, 'Kayo na *po* ba ang *inaasahang* darating o
maghihintay pa kami ng iba?'" 21 Nang oras ding iyon ay
nagpagaling Siya ng marami mula sa mga karamdaman, at mga
*tinamaan ng* salot at ng mga masasamang espiritu. Binigyan din
Niya ng paningin ang maraming mga bulag. 22 At pagsagot ni
Jesus ay sinabi Niya sa kanila, "Pagbalik *niyo* kay Juan ay sabihin
niyo ang mga nakita at narinig niyo na, ang mga bulag ay
nakakakita, ang mga lumpo ay nagsisilakad, ang mga ketongin
ay nalilinis, ang mga bingi ay nakaririnig, ang mga patay ay
bumabangon, ang mga mahihirap ay naaabot ng Masayang Balita,
23 at mapalad ang sinumang hindi nag-aalinlangan sa Akin."

### *Nagsalita si Jesus Tungkol Kay Juan*

24 At pagkaalis ng mga mensahero ni Juan, nagsimula Siyang
magsalita sa harap ng mga tao patungkol kay Juan, "Ano ba ang
hanap *niyo* nang magpunta kayo sa gitna ng ilang? Tambong
niyuyugyog ng hangin? 25 Pero ano nga ba ang nilabas niyo para
tignan? Isa bang taong nakasuot ng malalambot na balabal?
Pansinin *niyo*, ang mga may magagarang damit at may
marangyang pamumuhay ay nasa loob ng mga palasyo. 26 Pero
ano ba *talaga* ang inilabas niyo para tignan? Isang propeta? Oo,
at sinasabi Ko sa inyo, higit pa sa isang propeta. 27 Siya ang taong
tinutukoy nang maisulat ito, 'Pagmasdan mo, ipinapadala Ko ang
mensahero Ko sa unahan Mo. Siya ang maghahanda ng daraanan
Mo sa Iyong harapan.' 28 Dahil sinasabi Ko sa inyo, sa mga
isinilang *na tao* mula sa mga kababaihan, walang propeta ang
higit na dakila *kaysa* kay Juan na Tagalublob, pero ang pinaka
aba sa gitna ng Kaharian ng Diyos ay mas dakila sa kanya." 29 At
lahat ng mga taong nakarinig, kasama na ang mga kolektor ng
buwis, ay inisip na matuwid ang Diyos, *dahil* sila'y nagpalublob
sa Paglulublob ni Juan. 30 Pero ang mga Pariseo at ang mga
abogado ay binaliwala lang ang layunin ng Diyos para sa kanila
*dahil* di sila nagpalublob sa pamamagitan niya. 31 At sinabi ng
Panginoon, "Saan Ko kaya ihahalintulad ang mga tao sa
henerasyong ito at ano ang katulad nila? 32 Para silang mga
batang nakaupo sa gitna ng plasa at nagtatawagan sila sa isa't
isa at nagsasabing, 'Tumugtog kami sa inyo sa plauta, pero di

kayo sumayaw; kumanta kami ng awiting pampatay para sa inyo,
pero di kayo nag-iyakan.' 33 Dahil si Juan na Tagalublob ay
dumating ng di kumakain ng tinapay o umiinom ng katas ng ubas,
pero sinasabi niyo, 'Sinasaniban siya ng demonyo!' 34 Dumating
ang Anak ng Tao na kumakain at umiinom, at sinasabi niyo,
'Tignan mo, isang taong masiba at adik sa katas ng ubas,
kaibigan ng mga kolektor ng buwis at mga makasalanan!' 35 Pero
ang karunungan ay napatunayang matuwid sa pamamagitan ng
lahat ng mga anak niya."

## *Si Jesus sa Bahay ni Simon na Pariseo*

36 At isa sa mga Pariseo ay inimbitahan Siyang kumaing kasama
niya. Kaya't nagpunta Siya sa loob ng bahay ng Pariseo *at* umupo
para kumain. 37 At bigla na lang, nang mabalitaan ng isang babae
sa loob ng lungsod *na iyon* na isang makasalanan na kumakain
Siya sa loob ng bahay ng Pariseo, nagdala ang babae ng isang
bote ng pabango na mula pa sa Alabastron, 38 at habang umiiyak
ay tumayo *siya* sa tabi ng Kanyang paanan sa likod, nagsimulang
basain ang mga paa Niya ng mga luha at pinupunasan niya *ang
mga ito* gamit ang buhok ng kanyang ulo, pagkatapos ay paulit-
ulit niyang hinahalikan ang paa Niya, at saka pinapahiran ng
pabango. 39 Pero pagkakita ng Pariseong nag-imbita sa Kanya ay
nagsalita *ito* sa loob-loob niya *at* sinabing, "Kung talagang
propeta ang *taong* ito, makikilala Niya kung sino at anung klaseng
babae ang humihipo sa Kanya, na ito ay isang makasalanan!" 40
Kaya't sumagot si Jesus *at* sinabi sa kanya, "Simon, mayroon
Akong isang bagay na sasabihin sa iyo." At sinabi nito, "Sabihin
Niyo *po*, Guro." 41 "May dalawang taong *parehas* na nangutang sa
isang nagpapautang. Ang isa'y may utang na 500 denaryo at ang
isa nama'y 50. 42 Pero nang wala silang maipambayad, parehas
niya silang pinatawad. Kaya't sabihin mo, sino sa kanila ang higit
na magmamahal sa kanya?" 43 At nang sumagot si Simon ay
sinabi niya, "Sa palagay ko *po'y* siya na napatawad niya sa mas
malaking halaga." At sinabi Niya sa kanya, "Tama ang hatol mo."

## *Ang Pinatawad ng Malaki ay Malaking Magmahal*

44 At pagharap sa babaing iyon ay sinabi Niya kay Simon,
"Nakikita mo *ba* ang babaing ito? Pumasok Ako sa loob ng bahay
mo nang di mo *Ako* binibigyan ng panghugas para sa mga paa

Ko, pero siya, binasa niya ang Aking mga paa ng maraming luha,
at saka pinunasan ng mga buhok ng kanyang ulo. 45 Di mo Ko
binigyan ng halik, pero siya, mula nang pagpasok Ko *rito* ay hindi
na tumigil ng kahahalik sa Aking mga paa. 46 Di mo nilagyan ng
langis ng oliba ang ulunan Ko, pero siya, pabango *pa* ang binuhos
sa Aking mga paa! 47 Dahil dito ay sinasabi Ko sa iyo na pinatawad
na ang mga kasalanan niya na napakarami, kaya naman
nagmahal siya ng labis-labis. Pero ang pinatawad sa maliit na
bagay ay maliit *din kung* magmahal." 48 At sinabi Niya sa babae,
"Pinatawad na ang iyong mga kasalanan." 49 At nagsimulang
sabihin sa loob-loob ng mga taong kasama *Niya* sa kainan, "Sino
*ba* ito na nagpapatawad na rin sa mga kasalanan?" 50 At sinabi
Niya sa babaing iyon, "Ang pananalig mo ang nagligtas sa iyo.
Umuwi ka ng may kapayapaan."

### *Pagpapalaganap ng Masayang Balita*

8 1 At nangyari na pagkatapos nito ay sinuyod Niya rin ang
kada lungsod at barangay sa pagpoproklama at
pagpapalaganap ng Masayang Balita ng Kaharian ng
Diyos at kasama Niya ang 12. 2 At may ilang mga
kababaihan roon ang napagaling mula sa masasamang
espiritu at mula sa mga karamdaman, si Maria na kung tawagin
ay taga Magdala kung saan pitong mga demonyo ang lumabas, 3
at saka si Joanna ang asawa ni Chuza na katiwala ni Herodes,
pati na si Susana, at marami pang iba. Sila ay naglilingkod sa
mga pangangailangan Niya mula sa kanilang mga kabuhayan. 4
At nang sama-samang nagtipon ang maraming tao at iyong mga
mula sa bawat lungsod ay lumapit sa Kanya, nagsalita Siya sa
pamamagitan ng talinghaga, 5 "Lumabas ang nagtatanim para
maghasik ng binhi niya. At nang siya ay maghasik, ang iba'y
nalaglag sa tabing daan, at naapak-apakan, at ang mga ibon sa
himpapawid ay kinain ito. 6 At may nalaglag sa ibabaw ng batuhan,
at pagtubo ay unti-unting nalanta dahil sa kakulangan sa hamog.
7 At may nalaglag sa gitna ng mga dawagan. Pero nang sabay-
sabay na tumubo, ang mga halamang matinik ay sinakal ito. 8 At
may nalaglag sa ibabaw ng matabang lupa, at pagkatubo ay
naglabas ito ng bunga na 100 beses ang dami." Nang sabihin ang
mga ito ay sumigaw Siya, "Ang may mga tayngang *handang*
makinig ay makinig!"

## *Kahulugan ng Talinghaga ng Naghahasik*

9 Pero nang tanungin Siya ng mga alagad Niya ay sinabi *nila*,
"Ano *po* ba ang kahulugan ng talinghagang ito?" 10 At ang sabi
Niya, "Sa inyo ay ipinagkaloob na malaman ang mga misteryo ng
Kaharian ng Diyos, pero sa iba ay sa pamamagitan ng mga
talinghaga, para tumingin man *sila* ay di nila makikita at
pakinggan man *nila* ay di nila maiintindihan. 11 At ang talinghaga
ay ganito: Ang binhi ay ang salita ng Diyos. 12 At ang mga nasa
tabing kalsada ay ang mga nakikinig, pagkatapos ay dumarating
ang dyablo at tinatanggal ang Salita mula sa mga puso nila, dahil
baka sakaling sa kanilang pananalig ay maligtas sila. 13 At ang
mga nasa batuhan ay silang matapos makapakinig ng Salita ay
tinatanggap ito ng may galak, subalit ang mga *taong* ito ay
walang ugat. Sila ang nananalig sa maikling panahon, pero
umaayaw sa panahon ng pagsubok. 14 At ang nalaglag kasama ng
mga halamang tinik ay sila na nakapakinig. At sa pagsunod nila
(*habang* alipin ng mga alalahanin, at ng mga kayamanan, at ng
mga pampasaya ng buhay), sila'y nasasakal at hindi na nahihinog
ang mga bunga. 15 Pero ang nasa matabang lupa ay sila na may
totoo at magandang kalooban na matapos mapakinggan ang
Salita ay tumutupad nito at namumunga sila sa pamamagitan ng
pagtitiyaga.

## *Walang Lihim na Di Mabubunyag*

16 At walang *tao* na pagkasindi ng ilawan ay tatakpan ito ng
banga o di kaya ay ilalagay ito sa ilalim ng higaan, sa halip ay
ipinapatong ito sa ibabaw ng lagayan para ang mga pumapasok
ay makikita ang liwanag. 17 Dahil walang sekreto ang hindi
malalantad, o walang nakatago na hindi makikilala at
maisasapubliko. 18 Kaya't maging maingat kayo kung paano kayo
makinig, dahil ang sinumang mayroon nito, ito ay ibibigay pa sa
kanya, at sinuman ang wala nito, kahit pa ang bagay na sa
palagay niya ay mayroon *siya*, iyon ay kukunin pa mula sa
kanya."

## *Ang Ina at Mga Kapatid ni Jesus*

19 At pinuntahan Siya ng ina at ng mga kapatid Niya, pero
di nila kinayang makalapit sa Kanya dahil sa dami ng tao. 20 At
may nagbalita sa Kanya na nagsabing, "Ang Inyo *pong* ina at ang

Inyo *pong* mga kapatid ay nakatayo sa labas, gusto *po* sana
Kayong makita." **21** At pagsagot ay sinabi Niya sa kanila, "Ang ina
Ko at ang mga kapatid Ko ay sila na nakikinig ng Salita ng Diyos,
at tumutupad nito." **22** At nangyari sa isa sa mga araw na sumakay
Siya sa loob ng bangka kasama ang Kanyang mga alagad na
sinabi Niya sa kanila, "Tumawid tayo papunta sa kabilang bahagi
ng lawa." At sila *nga* ay naglayag.

## *Pinatigil ni Jesus ang Unos sa Dagat*

**23** Pero habang sila'y naglalayag ay nakatulog Siya. At
dumating ang malakas na unos sa gitna ng lawa, anupa't
pinapasok na sila *ng tubig* at nanganganib na sila. **24** At paglapit
*nila* ay ginising nila Siya habang sinasabi, "Panginoon, Panginoon,
napapahamak na *po* tayo!" At nang bumangon Siya ay sinaway
Niya ang hangin at ang rumaragasang alon at tumigil ang mga
ito at nagkaroon ng katahimikan. **25** At sinabi Niya sa kanila,
"Nasaan ang pananalig niyo?" At nagtaka sila na may halong
takot habang sinasabi sa isa't isa, "Sino ba ito na pati ang hangin
at ang tubig ay inuutusan Niya, at ang mga ito ay sumusunod sa
Kanya?"

## *Pinalaya ni Jesus ang Taong Inaalihan ng mga Demonyo*

**26** At dumating sila papalapit sa lalawigan ng mga Gadareno na
nasa sa kabilang ibayo *lang* ng Galilee. **27** At nang Siya ay nasa
ibabaw na ng lupa ay sinalubong Siya ng isang lalaking galing sa
lungsod na inaalihan ng mga demonyo sa matagal na panahon.
At wala itong kasuot-suot na damit, at hindi ito nananatili sa loob
ng bahay kundi sa loob ng mga libingan. **28** Pero nang makita si
Jesus, sumigaw ito at dumapa sa harapan Niya, at sinabi nito
nang may malakas na boses, "Ano ang pakialam ko sa Iyo, Jesus
na Anak ng Kataas-taasang Diyos? Nakikiusap ako sa Iyo, huwag
Mo akong pahirapan!" **29** Inutusan Niya kasi ang maruming
espiritung ito na lumabas mula sa tao. Dahil mahabang panahon
na siyang inaalila nito na kahit pa igapos siya ng mga kadena sa
katawan at paa na may kasamang bantay, nasisira niya pa rin
ang mga nakatali *sa kanya*, *tapos* ay dinadala siya ng demonyong
ito sa gitna ng mga liblib na lugar. **30** At tinanong siya ni Jesus na
nagsabing, "Ano ang pangalan mo?" At sinabi nito, "Lehiyon."

Napakaraming demonyo kasi ang pumasok sa kanya. 31 At
nakiusap siya sa Kanyang huwag Niya silang utusan na pumunta
sa gitna ng kaila-ilaliman. 32 At mayroon doon na malaking kawan
ng mga baboy na kumakain sa tabi ng bundok. At nakiusap sila
sa Kanyang hayaan Niya silang makapasok sa loob ng mga ito,
at pinayagan Niya sila. 33 At paglabas ng mga demonyo mula sa
taong iyon ay pumasok sila sa loob ng mga baboy. At
nagtakbuhan ang *buong* kawan sa matarik na lugar *hanggang sa*
mahulog sila sa gitna ng lawa at malunod. 34 At nang makita ng
mga nagpapakain ang nangyari, tumakas sila at umalis *sa lugar
na iyon*. *Pagkatapos* ay ipinamalita nila ang nangyari sa gitna ng
lungsod at sa loob ng mga baryo. 35 Kaya't lumabas sila para
tignan ang nangyari. At nagpunta sila malapit kay Jesus, at nakita
nilang nakaupo malapit sa paanan ni Jesus ang taong nilayasan
ng mga demonyo, nakadamit, at nasa tamang pag-iisip: kaya
naman, kinilabutan sila. 36 At ipinaliwanag rin sa kanila ng mga
nakakita kung paano siya napagaling na noo'y hawak ng mga
demonyo. 37 Sa kabila nito ay pinakiusapan Siya ng lahat ng tao
sa mga bayang nakapalibot sa Gadara na lumayo *nalang* mula sa
kanila dahil sa tindi ng takot na naranasan nila. Kaya't pagsakay
Niya sa loob ng bangka ay bumalik na sila 38 At nagmakaawang
sumama sa Kanya ang tao na nilayasan ng mga demonyo, pero
pinahayo siya ni Jesus habang sinasabi, 39 "Umuwi ka na sa
tahanan mo at ikuwento mo ang lahat ng ginawa sa iyo ng
Diyos." At pagkaalis ay ipinamalita niya sa buong lungsod ang
lahat ng ginawa sa kanya ni Jesus. 40 At nangyari, nang magbalik
na si Jesus roon ay tinanggap na Siya ng mga tao, dahil silang
lahat ay nais na Siyang makita.

### *Gumaling ang Babaing Dinudugo ng 12 Taon nang Mahipo Niya si Jesus*

41 At kapansin-pansin na may dumating na isang lalake na
nagngangalang Jairo, at siya ay isang pinuno ng simbahan. At
pagdapa sa harap ng paanan ni Jesus ay nakiusap ito sa Kanya
na magpunta sa loob ng bahay nito, 42 dahil mayroon siyang
kaisa-isang anak na babae na 12 taong gulang pa lamang, at ito
ay nag-aagaw buhay na. At habang papunta na Siya roon, Siya
ay dinudumog ng napakaraming tao. 43 At may isang ginang *roon*
na nakakaranas ng patuloy na pagdurugo sa nakalipas na 12 taon,
na naubos na ang buong kabuhayan sa mga doktor, *bagamat*

wala ni isa sa kanila ang nakapagbigay sa kanya ng lunas. 44
Paglapit sa likuran ay hinawakan nito ang laylayan ng damit Niya,
at agad na huminto ang pagdurugo nito. 45 At sinabi ni Jesus,
"Sino ang sumagi sa Akin?" Pero nang wala ni isang umamin ay
sinabi ni Pedro at ang mga kasama Niya, "Panginoon,
sangkaterbang tao *po* ang dumudumog at nagsisiksikan sa
paligid Niyo, kaya't bakit *po* Kayo nagtatanong, 'Sino ang sumagi
sa Akin? " 46 Pero sinabi ni Jesus, "May isang humipo sa Akin; dahil
naramdaman Kong may kapangyarihang lumabas mula sa Akin."
47 At nang makita ng ginang na hindi siya makapagtago,
nanginginig siyang lumapit, at dumapa sa harapan Niya sabay
inamin nito sa Kanya sa harap ng lahat ng tao ang dahilan kung
bakit hinawakan Siya nito at kung paano siya biglang gumaling.
48 At sinabi Niya rito, "Lakasan mo ang loob mo, Anak! Ang
pananalig mo ang nagpagaling sa iyo. Lumakad ka ng may
kapayapaan."

### *Binuhay ni Jesus ang Anak ni Jairo*

49 Nagsasalita pa Siya nang may dumating mula sa *bahay* ng
pinuno ng simbahan. Sinabi *nito* sa kanya na, "Namatay na *po*
ang anak niyo; huwag niyo na *pong* gambalain ang Guro." 50 Pero
nang marinig *ito* ni Jesus, sumagot Siya *at* sinabi sa kanya,
"Huwag kang matakot. Manalig ka lang at maliligtas siya." 51 At
pagpasok sa loob ng bahay, hindi Niya hinayaang makapasok ang
sinuman maliban kay Pedro at Tyago, at saka si Juan, at ang
ama't ina ng bata. 52 At lahat sila ay nag-iiyakan at
naghahagulgulan para sa dalaginding, pero sinabi Niya, "Huwag
kayong mag-iyakan; hindi siya namatay, kundi natutulog *lang*."
53 At pinagtawanan nila Siya, dahil alam nilang namatay na ito. 54
Kaya't pinalabas Niya ang lahat. At nang mahawakan ang kamay
nito, sumigaw Siya habang sinasabi rito, "Anak, bumangon ka!"
55 At nagbalik ang espiritu ng dalagita at ito'y biglang bumangon.
Pagkatapos ay nag-utos Siya na bigyan ito ng makakain. 56 At
nagulantang ang mga magulang nito, pero pinagbilinan Niya sila
na huwag ipagsabi kanino man ang nangyari.

## *Binigyan ni Jesus ang 12 mga Alagad ng Kapangyarihan at Awtoridad*

9
1 At nang sabay-sabay na tawagin ang 12 mga alagad
Niya, ibinigay Niya sa kanila ang kakayanan at
awtoridad na pasunurin ang lahat ng mga demonyo,
pati na ang magpagaling ng mga sakit. 2 At sila'y
pinadala Niya para ipahayag ang Kaharian ng Diyos, at para
magpagaling ng mga may karamdaman. 3 At sinabi Niya sa kanila,
"Huwag kayong magdala ng kahit ano para sa paglalakbay kahit
pa tungkod, o lukbutan, o tinapay, o pera, o magkaroon kada isa
ng dalawang damit. 4 At saan mang bahay kayo pumasok, doon
kayo manatili at umalis *rin* kayo mula roon. 5 At kapag may hindi
tumanggap sa inyo, maging ang alikabok na galing sa mga paa
niyo ay ipagpag niyo pag-alis mula sa lungsod na iyon, bilang
testimoniya laban sa kanila." 6 At sa paglalakad ay nililibot nila ang
mga barangay sa pangangaral ng Masayang Balita at
nagpapagaling saan mang lugar. 7 Ngayon ay nabalitaan ni
Herodes na gobernador ang lahat ng mga nagaganap sa
pamamagitan Niya at ito'y nagtaka dahil sa sinabi ng ilan na
bumangon si Juan mula sa mga patay, 8 at may ilan na nagpakita
*raw* si Elias, at ang iba naman na nagbangon *raw* ang isa sa mga
sinaunang propeta. 9 At sinabi ni Herodes, "Pinugutan ko ng ulo
si Juan, pero sino itong naririnig ko na may kinalaman sa mga
bagay na ito?" Kaya't ginusto niyang makita Siya. 10 At pagbalik
ng mga apostol ay ikinuwento nila sa Kanya ang lahat ng kanilang
ginawa. Pagkatapos ay isinama *Niya* sila para tumigil *muna* sa
isang pribadong lugar palayo sa madla sa isang lungsod na kung
tawagin ay Betsaida. 11 Pero nang malaman *ito* ng mga tao ay
sinundan nila Siya. At nang tanggapin sila ay nagsalita Siya sa
kanila tungkol sa Kaharian ng Diyos. Pinagaling Niya rin ang mga
nangangailangan ng kagalingan.

## *Pinakain ni Jesus ang higit sa 5,000 Tao gamit ang Limang Isda at Dalawang Tinapay*

12 Pero *nang* ang araw ay nagsimula nang lumubog, lumapit ang
Labindalawa at sinabi nila sa Kanya, "Paalisin Niyo na *po* ang mga
tao para makapunta na sila sa palibot *na mga* barangay at na
mga kanayunan para *doon* sila makapahinga at makakuha ng
makakain. Nandito *po* kasi tayo sa gitna ng liblib na lugar." 13 Pero

sinabi Niya sa kanila, "Bigyan niyo sila ng makakain." Pero sinabi
ng mga ito, "Wala na *po* tayong hihigit pa sa limang tinapay at
dalawang isda, malibang umalis kami *at* bumili ng pagkain para
sa lahat ng taong ito." 14 Dahil ang mga kalalakihan ay aabot na
ng 5,000. At sinabi Niya sa harap ng mga alagad Niya, "Paupuin
niyo sila na tig lilimampu kada grupo." 15 At ginawa nga nila iyon
at pinaupo silang lahat. 16 Pagkatapos ay kinuha *Niya* ang limang
tinapay at ang dalawang isda. Pagtingala sa langit ay pinagpala
Niya ang mga ito, at pinagpira-piraso iyon at saka ibinigay sa mga
alagad para ihain sa mga tao. 17 At kumain sila at nabusog silang
lahat. At sila'y may nakuhang 12 bayong ng pinagpira-pirasong
*pagkain* na natira sa kanila. 18 At nangyari habang Siya ay
nananalangin mag-isa, naroon ang Kanyang mga alagad. At
nagtanong Siya sa kanila *at* sinabi, "Sino *raw* Ako *batay* sa mga
sinasabi ng karamihan ng tao?" 19 At nang sumagot ay sinabi nila,
"Si Juan na Tagalublob *raw po*; pero *po* ang ilan ay si Elias; at
ang iba naman ay isa sa mga sinaunang propeta na bumangon."
20 At sinabi Niya sa kanila, "Pero kayo, ano ang masasabi niyo
kung sino Ako?" At pagsagot ni Pedro ay sinabi niya, "Ang Kristo
ng Diyos."

## *Ang Paghihirap ng Anak ng Tao at ng mga Sasama sa Kanya*

21 Pero mahigpit Niya silang inutusan na huwag itong ipagsabi
kanino man, 22 sabay sabi na, "Ang Anak ng Tao ay
kinakailangang magdanas ng maraming hirap, at mapawalang
halaga sa pamamagitan ng punong-lingkod, at mga pinunong
pari, at mga dalubhasa sa Biblia, tapos ay mapatay at
magbangon sa ikatlong araw." 23 At sinabi Niya sa lahat, "Ang
sinumang naghahangad na sundin Ako, dapat niyang pagkaitan
ang sarili niya, at dapat niyang pasanin ang kanyang krus sa
bawat araw, at dapat na sumama siya sa Akin. 24 Dahil sinuman
ang nais iligtas ang sarili niya ay ipapahamak ito, pero sinuman
ang magpahamak sa sarili niya alang-alang sa Akin, siya ang
magliligtas nito. 25 Dahil anung pakinabang sa isang tao na
makamtan ang buong mundo pero ang sarili naman niya ay
mapahamak o masira? 26 Dahil sinuman ang ikahiya Ako at ang
Aking mga salita, siya *naman* ay ikakahiya ng Anak ng Tao kapag
dumating na Siya taglay ang kaluwalhatian Niya, at ng Ama, at
ng mga anghel na banal. 27 Pero sinasabi Ko sa inyo ang totoo,

may ilang mga nakatayo rito na hinding-hindi matitikman ang kamatayan hanggang sa makita nila ang Kaharian ng Diyos."

### *Nakipagpulong si Jesus kina Moises at Elias sa gitna ng Bundok*

**28** At makalipas ang halos walong araw matapos ang mga salitang
iyon, at pagkakuha kay Pedro, at Juan, kasama si Tyago,
umakyat Siya patungo sa bundok para manalangin. **29** At nangyari
na sa pananalangin Niya ay nagbago ang kutis ng Kanyang
mukha at ang Kanyang damit ay nagningning sa kaputian. **30** At
bigla nalang may dalawang kalalakihang nakipag-usap sa Kanya,
sila ay si Moises at si Elias **31** na nagpakita sa gitna ng
kaluwalhatian. Nagsalita sila *tungkol* sa paglisan Niya na malapit
na Niyang tuparin sa Jerusalem. **32** Pero si Pedro at ang mga
kasama Niya ay mahimbing na natutulog. At nang magising ay
nakita nila ang kaluwalhatian Niya at ang dalawang lalaking
nakatayo sa tabi Niya. **33** At nangyari nang paalis na ang mga ito
mula sa Kanya ay nagsalita si Pedro sa harapan ni Jesus, "Amo,
mabuti *po* para sa atin na nandito. Kaya't hayaan *Niyo pong*
gumawa kami ng tatlong kubo-isa para sa Inyo, at isa para kay
Moises, at isa *naman* para kay Elias," nang hindi nalalaman ang
kanyang sinasabi. **34** Pero habang sinasabi niya ang mga ito ay
may dumating na ulap at pumaibabaw ito sa kanila. Kaya't
natakot sila habang ang mga ito ay papasok sa loob ng ulap. **35**
At may tinig na dumating galing sa ulap na nagsabing, "Ito ang
minamahal Kong Anak. Siya ang pakikinggan niyo." **36** At nang
marinig ang Boses ay natagpuang mag-isa si Jesus. At sila ay
tahimik *lang* at wala silang sinabihan sa loob ng mga panahong
iyon, tungkol sa alin man sa nasaksihan nila.

### *Pinagaling ni Jesus ang Batang Inaalihan ng Demonyo*

**37** At nangyari sa kasunod na araw, pagbaba nila mula sa bundok,
ay napakaraming tao ang sumalubong sa Kaniya. **38** At biglang
may isang mamang sumigaw mula sa karamihan na nagsabing,
"Guro, nakikiusap *po* ako sa Inyo, tignan Niyo *po* ang anak kong
lalake, dahil siya *lang po* ang kaisa-isa ko. **39** Pansinin Niyo at may
espiritung sumasanib sa kanya, at bigla *na lang* siyang sumisigaw
at nagkukumbulsyon siya na may pagbula *ng bibig*, at sa hirap

nitong lumabas sa kanya ay sinusugatan *siya* nito. **40** At nakiusap
na *po* ako sa mga alagad Niyo para palayasin ito, pero di nila
kinaya." **41** Pero pagkasagot ni Jesus ay sinabi Niya, "Ah!
henerasyong walang pananalig at tiwali, hanggang kailan Ko
kayo sasamahan at *hanggang kailan* Ko kayo titiisin? Dalhin mo
dito ang anak mo." **42** At habang papalapit ito ay binalibag ito ng
demonyo at ito ay nangisay. Pero sinaway ni Jesus ang espiritung
marumi, at pinagaling Niya ang bata, at ibinalik Niya ito sa tatay
niya. **43** At namangha silang lahat dahil sa kadakilaan ng Diyos.
Pero *habang* ang lahat ay takang-taka dahil sa lahat ng mga
bagay na ginawa ni Jesus, sinabi Niya sa mga alagad Niya, **44**
"Isuksok niyo sa loob ng mga taynga niyo ang mga salitang ito:
dahil ang Anak ng Tao ay malapit nang ipagkanulo sa mga kamay
ng tao." **45** Pero di nila naiintindihan ang salitang ito, at lingid ito
mula sa kanila, nang sa gayun ay di nila ito maintindihan at takot
silang tanungin Siya tungkol sa mga salitang iyon.

### *Sino ang Pinakadakila*

**46** At nagkaroon sa kalagitnaan nila ng pagtatalo *tungkol sa* kung
sino sa kanila ang pinakadakila. **47** At nang malaman ni Jesus ang
argumento sa mga puso nila, kinarga *Niya* ang isang bata *at*
inilagay ito sa tabi Niya. **48** At sinabi Niya sa kanila, "Ang sinumang
tumanggap sa batang ito dahil sa pangalan Ko ay tumatangap sa
Akin; at sinumang tumanggap sa Akin ay tumatanggap sa
nagpadala sa Akin. Dahil ang pinakamababa sa gitna ninyong
lahat ay siyang magiging dakila." **49** At pagsagot ni Juan ay sinabi
niya, "Amo, may nakita *po* kaming nagpapalayas ng mga
demonyo gamit ang pangalan Niyo at pinagbawalan *po* namin
siya dahil hindi *po* siya sumasama sa atin." **50** At sinabi sa kanya
ni Jesus, "Huwag ninyong pagbawalan. Dahil ang hindi laban sa
atin ay kakampi natin."

### *Ang Anak ng Tao ay Dumating Di Para Manira ng Buhay Kundi Para Magligtas*

**51** At nangyari, nang dumating na ang panahon ng pagtanggap
sa Kanya sa itaas, itinuon na Niya ang atensyon Niya para
pumunta sa Jerusalem. **52** Kaya't nagpadala Siya ng mga
mensahero bago pa man Siya magpakita. At nang makaalis ay
pumasok sila sa bayan ng mga Samaritano para ipaghanda Siya

roon. 53 Pero hindi nila Siya tinanggap dahil ang atensyon Niya ay
nakatuon papunta sa Jerusalem. 54 Pero nang makita *ito* ni Tyago
at Juan na mga alagad Niya ay sinabi nila, "Panginoon, gusto
Niyo *po ba* na tawagin namin ang apoy na bumaba mula sa langit
nang sa ganun ay lamunin sila gaya rin ng ginawa ni Elias?" 55
Pero lumingon *Siya*, sinaway sila, at sinabi Niya, "Di niyo
nalalaman kung anung klaseng espiritu ang mayroon kayo! 56
Dahil ang Anak ng Tao ay di dumating para manira ng buhay ng
mga tao, kundi *para* magligtas." At nagpunta *na lang* sila sa iba
pang baranggay.

### *Iwan Mo ang Lahat at Sumunod Sa Kanya*

57 At nangyari ito, habang sila'y naglalakad sa gitna ng
kalsada, na may isang lalake ang nagsabi sa Kanya, "Panginoon,
sasama *po* ako sa Inyo saan man Kayo magpunta." 58 At sinabi sa
kanya ni Jesus, "Ang mga sora ay may mga lungga, at ang mga
ibon sa himpapawid ay may mga pugad, pero ang Anak ng Tao
ay wala *man lang lugar* kung saan ipapatong ang Kanyang ulo."
59 At sinabi Niya sa isang lalake, "Sumama ka sa Akin." Pero sinabi
nito, "Panginoon, hayaan Niyo *po* munang umuwi ako para ilibing
ang ama ko." 60 Pero sinabi sa kanya ni Jesus, "Hayaan mong
ilibing ng mga patay ang kanilang patay, pero humayo ka *at*
ipangaral ang Kaharian ng Diyos." 61 At may isa ring nagsabi,
"Panginoon, sasama *po* ako sa Inyo, pero hayaan Niyo *po* muna
akong magpaalam sa mga kasamahan ko sa bahay." 62 Pero sinabi
sa kanya ni Jesus, "Walang *sinuman* na matapos mailagay ang
kamay niya sa araro, at tumitingin pa doon sa mga bagay na nasa
likuran *ang* babagay sa Kaharian ng Diyos."

### *Pinahayo ni Jesus ang 70 mga Alagad*

10 1 At pagkatapos ng mga bagay na ito ay pumili rin
ang Panginoon ng 70 *pang* iba at pinadala sila ng
tig-dadalawa sa Kanyang harapan, papunta sa
bawat lungsod at lugar kung saan Siya papunta. 2
Kaya't sinabi Niya sa kanila, "Ang aanihin ay totoong napakarami,
pero ang mga manggagawa ay kakaunti. Kaya't makiusap kayo
sa May-ari ng anihan na magpadala *pa* ng mga manggagawa
para sa Kanyang ani. 3 Humayo kayo. Tignan niyo, ipinadadala Ko
kayo na parang mga kordero sa gitna ng mga lobo. 4 Huwag *na*

kayong magdadala ng pitaka, o bagahe, o sandalyas; at huwag
na kayong makipagkamustahan pa sa sino mang makasalubong
*niyo* sa daan. 5 At saan mang bahay kayo pumasok, sabihin niyo
muna, 'Kapayapaan para sa tahanang ito.' 6 At kung tunay na
nandoon ang anak ng kapayapaan, dadapo sa ibabaw nito ang
kapayapaan niyo, pero kung hindi *naman*, ito'y babalik sa inyo. 7
At manatili kayo sa tahanang iyon na kumakain at umiinom ng
mga bagay na galing sa kanila, dahil ang manggagawa ay
karapat-dapat tumanggap ng sahod niya. Huwag kayong
magpalipat-lipat ng bahay. 8 At saan mang lungsod kayo pumasok,
at kayo ay tanggapin nila, kainin niyo ang mga bagay na ihain sa
inyo, 9 at pagalingin niyo ang mga may sakit *na* nandoon. Tapos
ay sabihin niyo sa kanila, 'Ang Kaharian ng Diyos ay lumapit na
sa inyo.' 10 Pero saan mang lungsod kayo pumasok at kayo ay di
nila tanggapin, paglabas sa kalsada nila ay sabihin niyo, 11 'Kahit
ang alikabok mula sa inyong lungsod na dumikit sa amin ay
tinatanggal namin *laban* sa inyo, gayun pa man, pakatandaan
niyo ito na ang Kaharian ng Diyos ay dumaan na sa harapan niyo.'
12 Pero sinasabi Ko sa inyo na magiging mas madali pang
pagbigyan ang Sodom pagdating ng araw na iyon kaysa sa
lungsod na ito. 13 Lagot ka, Chorazin! Lagot ka, Betsaida! Dahil
kung ang mga makapangyarihang ginawa sa inyo ay nangyari sa
Tiro at Sidon, nagsisi na sana sila noon pa na nakaupo *at*
nakadamit ng sako at mga abo. 14 Pero mas madali pang
pagbigyan ang Tiro at Sidon sa araw ng paghuhukom, kaysa sa
inyo. 15 Ikaw naman, Capernaum na abot sa langit ang pag-angat,
sa impiyerno ka ibababagsak. 16 Ang nakikinig sa inyo ay nakikinig
sa Akin; at ang tumatanggi sa inyo ay tumatanggi sa Akin; at ang
tumatanggi sa Akin ay tumatanggi sa Nagpadala sa Akin.

### *Bumagsak si Satanas Parang Kidlat*

17 At nagbalik ang 70 na nagdiriwang. Sinabi nila,
"Panginoon, kahit *po* ang mga demonyo ay sunod-sunuran sa
amin gamit ang Inyong pangalan!" 18 At sinabi Niya sa kanila,
"Nakita Ko si Satanas na parang kidlat na nalaglag mula sa langit.
19 Tignan *niyo*, binibigyan Ko kayo ng awtoridad na durugin ang
mga ahas at mga alakdan sa ilalim ng *inyong* mga paa, pati na
ang lahat ng puwersa ng kaaway. At walang anuman sa mga ito
ang makapagdudulot nang masama sa inyo sa ano pa mang
paraan. 20 Gayun pa man, huwag kayong magdiwang tungkol dito,

na ang mga espiritu ay sumusunod sa inyo, pero sa halip ay
magdiwang kayo dahil ang mga pangalan niyo ay nakasulat sa
loob ng kalangitan. 21 Sa oras na iyon ay nagdiwang sa espiritu si
Jesus at sinabi Niya, "Pinasasalamatan Ko *po* Kayo, Ama,
Panginoon ng langit at ng daigdig, dahil itinago Niyo *po* ang mga
bagay na ito mula sa mga eskperto at matatalino, at inihayag ang
mga ito sa mga bata. Siya nga *po* Ama, dahil ganito ang siyang
kalugod-lugod sa harapan Niyo! 22 At pagharap sa mga alagad ay
sinabi Niya, "Lahat ng bagay ay ipinaubaya na sa Akin ng Ama
Ko, at walang nakakaalam *kung* sino ang Anak maliban sa Ama,
at *kung* sino ang Ama maliban sa Anak, at sa sinumang gustuhin
ng Anak na ipakilala. 23 At nang sila-sila na lang, hinarap Niya ang
mga alagad sabay sinabi, "Mapalad ang mga matang nakakakita
ng mga nakikita niyo, 24 Dahil sinasabi Ko sa inyo na maraming
propeta at mga hari ang nangarap na masilayan ang mga
nasasaksihan niyo pero di nila nakita, at marinig ang mga
naririnig niyo, pero di nila narinig."

### *Sino ba ang aking Kapwa?*

25 At biglang may tumayo na isang abogado na sinubok
Siya at sinabi, "Guro, ano *po* ang dapat gawin para manahin ko
ang Buhay na walang hanggang?" 26 At ang sabi Niya rito, "Ano
*ba* ang nakasulat sa Batas? Paano mo *ito* nabasa?" 27 At pagsagot
ay sinabi niya, "Mamahalin mo ang Panginoon mong Diyos ng
buong puso mo, at ng buong kaluluwa mo, at ng buong lakas mo,
at ng buong isip mo, at ang kapwa mo gaya ng sarili." 28 At sinabi
Niya sa kanya, "Tama ang sinagot mo. Iyan ang gawin mo, at
mabubuhay ka." 29 Pero sa hangad na patunayan ang sarili ay
sinabi niya sa harapan ni Jesus, "At sino *naman po* ang aking
kapwa?" 30 Pero pagsagot ni Jesus ay sinabi Niya, "May isang
taong bumaba mula sa Jerusalem papuntang Jerico at
nakasalubong siya ng mga mandarambong, na hinubaran siya ng
damit matapos bugbugin *sabay* layas, at iniwan *siyang* nag-
aagaw buhay. 31 Ngayon nagkataon, na may isang pari na
bumaba sa gitna ng kalsadang iyon at pagkakita sa kanya ay
dumaan ito sa kabilang direksyon. 32 At ganoon din ang ginawa
ng isang Levita na nandoon sa lugar *na iyon* na paglapit at
pagkakita *sa kanya* ay dumaan *na lang* sa kabilang direksyon. 33
Pero may isang Samaritano na habang naglalakbay ay napadaan
papunta sa kanya. At pagkakita sa kanya ay nahabag ito, 34 at

nang lapitan ay binendahan nito ang mga sugat niya, nilagyan ng
langis ng olibo at katas ng ubas, at sinakay siya sa ibabaw ng
sarili nitong hayop. Dinala siya nito papunta sa isang hotel, at
inalagaan siya nito. **35** At kinabukasan, nang *siya ay* paalis na ay
naglabas *siya* ng dalawang denaryo, ibinigay niya sa
nangangasiwa, at sinabi niya rito, 'Alagaan mo siya at anumang
kakailanganin mo pang gastusin ay babayaran ko sa iyo sa
pagbalik ko.' **36** Sino ngayon sa tatlong ito, sa palagay mo, ang
naging kapwa sa taong sinalakay ng mga mandarambong?" **37** At
sinabi nito, "Siya *po* na nagpakita ng awa sa kanya." Kaya't sinabi
sa kanya ni Jesus, "Humayo ka at gawin mo rin ang tulad nito."

### *Si Marta ay Balisa sa Paglilingkod*

**38** At nangyari habang sila'y naglalakbay na pumasok Siya sa loob
ng isang barangay. At may isang babae *doon* na nagngangalang
Martha ang tumanggap sa Kanya sa loob ng bahay nito. **39** At
mayroon itong kapatid na babae na kung tawagin ay Maria, at ito
ay naupo malapit sa paanan ni Jesus para pakinggan ang
mensahe Niya. **40** Pero si Marta ay aligaga sa sangkatutak na
paglilingkod. Kaya't paglapit *roon* ay sinabi nito, "Panginoon,
wala *po* ba Kayong pakialam na ang kapatid kong babae ay
iniwanan *po* akong mag-isa para maglingkod? Kaya't pagsabihan
Niyo *po* siya na tulungan *naman* niya ako!" **41** Pero pagsagot ni
Jesus ay sinabi Niya sa kanya, "Marta, Marta, nag-aalala at balisa
ka tungkol sa maraming bagay. **42** Pero nag-iisa lang ang
kailangan, at pinili ni Maria ang magandang parte na di
matatanggal mula sa kanya."

### *Tinuro ni Jesus ang Paraan ng Pananalangin*

11
**1** At nangyari na Siya ay nanalangin sa isang lugar.
Nang Siya ay matapos ay sinabi ng isa sa mga
alagad Niya sa Kanya, "Panginoon, turuan Niyo *po*
kaming manalangin kung paano rin si Juan ay
nagturo sa mga alagad niya." **2** At sinabi Niya sa kanila, "Kapag
kayo ay nananalangin, sabihin niyo, 'Ama naming nasa kalangitan,
pakabanalin Niyo *po* ang pangalan Niyo; dumating *po* ang
Kaharian Niyo; mangyari *po* ang kalooban Niyo kung paano sa
langit, gayun din *po* sa ibabaw ng daigdig; **3** ibigay Niyo *po* sa
amin ang tinapay na kakailanganin namin sa bawat araw; **4** at

patawarin Niyo *po* kami sa mga kasalanan namin, dahil kami rin
*po* ay nagpapatawad sa bawat isang may pagkaka-utang sa amin;
at huwag Niyo *po* kaming ilagay sa gitna ng pagsubok, sa halip
ay iligtas Niyo *po* kami mula sa masama." 5 At sinabi Niya sa kanila,
"Sino sa inyo ang may kaibigan, at kung sakaling magpupunta
siya sa kanya ng hatinggabi at sabihin sa kanya, 'Pre, pahiramin
mo *naman* ako ng tatlong *pirasong* tinapay. 6 May kaibigan kasi
ako na lumapit sa akin galing sa biyahe at walang-wala naman
akong maihanda para sa kanya.' 7 At siya naman ay sasagot mula
sa loob *ng bahay* sabay sasabihin, 'Huwag mo na akong bigyan
ng problema, sarado na ang pintuan, at ang mga anak ko ay
kasama ko na sa gitna ng kama. Hindi ko *na* kayang bumangon
pa para bigyan ka!' 8 Sinasabi Ko sa inyo, kahit na hindi nito
gustong bumangon *at* pagbigyan siya dahil sa pagiging
magkaibigan nila, pero dahil sa kakulitan niya ay babangon ito
para ibigay sa kanya anuman ang kailangan niya. 9 Sinasabi Ko
rin sa inyo, humingi kayo at ito'y ibibigay sa inyo; maghanap kayo,
at matatagpuan niyo; kumatok kayo, at pagbubuksan kayo. 10
Dahil tumatanggap ang bawat isang humihingi; at
nakasusumpong ang naghahanap; at pagbubuksan ang
kumakatok. 11 Sino sa inyo na Ama, kapag ang anak ay humingi
sa kanya ng tinapay, ay hindi *niya bibigyan*, sa halip ay bato ang
ibibigay niya rito? Kung isda naman *ang hingin*, baliktad, imbes
na isda ay ahas ang ibibigay niya rito? 12 O kung sakaling humingi
ito ng itlog, baliktad, alakdan ang ibibigay niya rito? 13 Kung kayo
ngang masasama ay marunong magbigay ng magagandang
regalo sa mga anak niyo, gaano pa kayang higit ang Amang nasa
langit? Ibibigay Niya ang Banal na Espiritu sa mga humihingi sa
Kanya."

## *Siniraan ng Ilan si Jesus Dahil sa Himalang Ginawa Niya*

14 At nagpapalayas Siya ng demonyo sa taong pipi. At nangyari,
nang lumabas na ang demonyo, na nakapagsalita ang pipi at
ikinagulat ito ng mga tao. 15 Pero may ilan sa kanila ang nagsabi,
"Nagpapalayas Siya ng mga demonyo sa pamamagitan ni
Beelzebub ang pangulo ng mga demonyo." 16 At ang iba naman,
sa hangad na subukan Siya, ay humihingi sa Kanya ng senyales
mula sa langit. 17 Pero *dahil* alam Niya ang mga iniisip nila, sinabi
Niya sa kanila, "Bawat kaharian na nahati laban sa sarili nito ay

nawawasak, at ang tahanan na kalaban ang sarili nito ay
babagsak. 18 At kung si Satanas rin ay nahati laban sa sarili niya,
paano tatagal ang kaharian niya? Sinasabi niyo kasi na
nagpapalayas Ako ng mga demonyo sa pamamagitan ni
Beelzebub. 19 At kung sa pamamagitan ni Beezebub ay
nagpapalayas Ako ng mga demonyo, kanino naman humihingi ng
tulong ang mga anak niyo para palayasin sila? Kaya dahil dito,
sila na ang magiging mga hukom niyo.

### *Napapalayas si Jesus ng Demonyo Gamit ang Daliri ng Diyos*

20 Pero kung sa pamamagitan ng daliri ng Diyos ay nagpapalayas
Ako ng mga demonyo, walang kaduda-dudang dumating na sa
inyo ang Kaharian ng Diyos. 21 Kapag ang isang makapangyarihan
*at* armadong tao ay nagbabantay sa sarili niyang mansyon, nasa
mabuting kalagayan ang mga ari-arian niya. 22 Pero kapag may
isang mas malakas sa kanya ang sumalakay *at* sumakop sa kanya,
kukunin nito ang armas niya kung saan siya umasa, at
ipapamahagi ang mga nasamsam nito. 23 Ang hindi sumasama sa
Akin ay lumalaban sa Akin, at ang hindi nagpupulong na kasama
Ko ay nagsisikalat. 24 Kapag ang maruming espiritu ay umalis
mula sa isang tao, naglalakbay ito sa gitna ng mga tuyong lugar
para maghanap ng mapagpapahingahan at wala *itong* makikita.
Sasabihin niya, 'Babalik ako sa loob ng bahay ko kung saan ako
lumabas.' 25 At pagdating *doon* ay matatagpuan niya *itong* linis na
at nasa ayos. 26 Kaya't pupuntahan niya at magsasama pa siya ng
pitu pang espiritung mas masama pa sa kanya. At pagkapasok
ay maninirahan sila roon. At ang huling kalagayan ng taong iyon
ay mas malala kaysa sa una."

### *Mapalad ang Nakikinig at Tumutupad sa Salita ng Diyos*

27 At nangyari, habang sinasabi Niya ang mga bagay na ito, may
isang ginang mula sa karamihan ang sumigaw *at* sinabi sa Kanya,
"Mapalad ang sinapupunang nagdala sa Inyo, at ang dibdib na
Inyong sinusuhan!" 28 Pero sinabi Niya, "Hindi. Sa halip,
mapapalad ang mga nakikinig sa salita ng Diyos at tumutupad
nito." 29 At nang magkatipon ang napakaraming tao, nagsimula
Siyang magsabi, "Ito ay isang masamang henerasyon na

naghahanap ng senyales. Pero walang senyales na ibibigay dito
maliban sa senyales ni Jonas na propeta. 30 Dahil kung paano si
Jonas ay naging senyales sa mga taga Nineve, gayun din ang
mangyayari sa Anak ng Tao sa henerasyong ito. 31 Sa araw ng
paghuhukom, ang reyna ng timog ay babangon kasama ng mga
kalalakihan sa henerasyong ito, at hahatulan niyang
maparusahan ang mga ito; dahil naglakbay siya mula sa dulo ng
daigdig para *lang* pakinggan ang karunungan ni Solomon; at
tignan *niyo*, mas dakila pa kay Solomon ang naririto.

### *Liwanag o Lagim*

32 Sa araw ng paghuhukom, ang mga kalalakihan ng Nineve ay
babangon kasama ang henerasyong ito, at hahatulan itong
maparusahan; dahil nagbalik-loob sila sa pangangaral ni Jonas;
pero tignan *niyo*, mas dakila kay Jonas ang naririto. 33 At walang
*tao* na pagkasindi ng lampara ay ilalagay ito sa loob ng tagong
*lugar*, o sa ilalim ng timba, sa halip ay sa ibabaw ng ilawan, para
ang mga pumapasok ay makakita ng liwanag. 34 Ang lampara ng
katawan ay ang mata. Kaya kapag ang mata mo ay maayos, ang
buong katawan mo rin ay puspos ng liwanag. Pero kapag
masama ito, ang katawan mo rin ay puno ng lagim. 35 Kaya't
alamin at siguraduhin mo, *na* ang liwanag na nasa iyo ay hindi
kadiliman. 36 Kaya't kung ang buong katawan mo ay maliwanag,
walang parte na madilim, buong-buo itong mapupuspos ng
liwanag, kung paanong naiilawan ka ng liwanag ng lampara."

### *Pinagsabihan ni Jesus ang Likong mga Pariseo*

37 At habang nagsasalita *Siya*, may isang Pariseo ang
nakiusap sa Kanya na kung pwede ay makasalo Siyang kumain.
At pagpasok sa loob *ng lugar na iyon* ay naupo Siya para kumain.
38 Pero nagulat ang Pariseo nang makita *nito* na hindi muna Siya
naghugas bago ang hapunan. 39 At sinabi ng Panginoon sa kanya,
"Ngayon, kayo na mga Pariseo, nililinis niyo ang labas ng baso at
ng pinggan, pero ang kalooban niyo ay puno ng pangungurakot
at kasamaan! 40 Mga hangal, hindi ba't ang gumawa sa panlabas
ay ginawa rin ang nasa loob? 41 Sa halip ay magbigay kayo ng
tulong sa kapwa nang mula sa kalooban; at pansinin *niyo*, ang
lahat ng bagay ay malinis para sa inyo. 42 Pero lagot kayong mga
Pariseo! Dahil iniikapu niyo ang minta, at ang ruda at bawat isang

halaman, pero nilalaktawan niyo *naman* ang hustisya at ang pag-ibig ng Diyos. Dapat niyong gawin ang mga ito nang di
pinababayaan ang mga nauna. **43** Lagot kayong mga Pariseo!
Dahil hanap niyo lagi ang mga pangunahing upuan sa loob ng mga simbahan, at ang mga pagpupugay sa gitna ng mga
pampublikong pagpupulong. **44** Lagot kayong mga dalubhasa sa
Biblia at mga Pariseo, mga mapagkunwari! Dahil para kayong mga puntod na walang pangalan at ito ay lingid sa mga taong lumalakad sa ibabaw *ng mga ito*.

### *Pinagsabihan ni Jesus ang Mga Mambabatas Tungkol sa Gawain Nila*

**45** Kaya't sumagot ang isa sa mga abogado. Sinabi nito sa Kanya,
"Guro, kami rin *po* ay iniinsulto Niyo sa mga sinasabi *Niyong* ito."
**46** At ang sabi Niya, "Kayo ring mga abogado, lagot kayo! Dahil ipinapabuhat niyo sa mga tao ang mga napakabibigat na pasanin, ang mga pasanin na kayo mismo ay hindi *handang* galawin *kahit*
*pa* isang daliri niyo! **47** Lagot kayo! Dahil kayo ang gumagawa ng mga libingan ng mga propeta, at ang mga ama niyo *naman* ang
pumapaslang sa kanila! **48** Talagang pinapatotoo niyo at botong-boto kayo sa mga gawain ng mga ama niyo, dahil sila talaga ang pumaslang sa mga ito, at kayo *naman* ang gumagawa ng
kanilang mga libingan. **49** Dahil rin dito ay sinabi ng karunungan ng Diyos, 'Padadalhan Ko sila ng mga propeta at mga apostol, at
*ang ilan* sa kanila ay papatayin at uusigin nila.' **50** Para ang dugo ng lahat ng mga propeta na nadanak mula pa ng likhain ang
daigdig ay singilin sa henerasyong ito. **51** Mula sa dugo ni Abel hanggang sa dugo ni Zacarias na pinaslang sa pagitan ng altar at ng templo. Sinasabi Ko sa inyo ang totoo, sisingilin iyon mula sa
henerasyong ito. **52** Lagot kayong mga dalubhasa sa Batas! Dahil itinapon niyo ang susi ng kaalaman. Hindi *nga* kayo pumasok,
pero ang mga pumapasok dito ay hinahadlangan niyo *naman*!" **53**
At nang sabihin Niya ang mga bagay na ito sa harapan nila, ang mga dalubhasa sa Biblia at ang mga Pariseo ay nagsimulang atakihin *Siya* ng matindi, at hamunin Siyang magsalita tungkol sa
maraming bagay: **54** nanonood sa Kanya, at naghahanap ng anumang mahuhuli mula sa bibig Niya, para mayroon silang maiaakusa laban sa Kanya.

## *Sino Ang Dapat na Katakutan*

# 12

1 Samantala, nang magdagsaan ang di mabilang
na tao, anupa't *sila'y* nagkakadaganan *na* sa isa't
isa, nagsimula Siyang magsalita sa harapan ng
mga alagad Niya una sa lahat, "Mag-ingat kayo
mula sa lebadura ng mga Pariseo. Ito ay ang pagkukunwari. 2
Dahil walang nakatakip na di mabubuksan, at lihim na di
mahahayag. 3 Kaya't anumang sabihin Niyo sa gitna ng dilim ay
maririnig sa gitna ng liwanag, at ang sinabi niyo ng pabulong sa
taynga sa loob ng kuwarto ay maihahayag sa ibabaw ng
bubungan. 4 Pero sinasabi Ko sa inyo na mga kaibigan Ko, huwag
kayong matakot dahil sa mga pumapatay sa katawang lupa at
pagkatapos ay di na kayang gawin ang higit pa rito. 5 Pero
ipapakita Ko sa inyo kung kanino dapat kayo matakot. Katakutan
niyo Siya na pagkatapos na pumatay ay may kapangyarihang
magtapon sa gitna ng impiyerno. Oo, sinasabi Ko sa inyo, Siya
ang dapat niyong katakutan.

## *Ang Mga Buhok sa Ulo Niyo ay Bilang Lahat*

6 Hindi *ba't* ipinagbibili ng kwarenta sentimo ang limang maya,
pero walang ni isa sa kanila ang limot sa harapan ng Diyos? 7
Pero maging ang mga buhok sa ulo niyo ay bilang lahat. Kaya't
huwag kayong matakot. Mas mahalaga kayo kaysa sangkatutak
na maya. 8 At sinasabi Ko sa inyo, sinumang magpahayag
patungkol sa Akin sa harapan ng mga tao; ipapahayag rin ng
Anak ng Tao ang patungkol sa kanya sa harapan ng mga anghel
ng Diyos. 9 Pero ang magkaila sa Akin sa harapan ng mga tao ay
ipagkakaila sa harapan ng mga anghel ng Diyos. 10 At sinumang
magsasabi ng salitang laban sa Anak ng Tao; pwede pa siyang
patawarin, pero ang magsalita ng panlalapastangan laban sa
Banal na Espiritu ay di na mapapatawad pa. 11 At kapag dinala
nila kayo sa harapan ng mga simbahan, kasama ng mga
mahistrado at ng mga awtoridad, huwag niyong alalahanin kung
paano o ano ang isasagot niyo, o ano ang sasabihin niyo. 12 Dahil
ang Banal na Espiritu ang magtuturo sa inyo sa oras na iyon
*anuman* ang dapat na sabihin.

## *Mag-Ingat sa Kasakiman*

**13** At nagsalita sa Kanya ang isa mula sa karamihan, "Guro,
*kausapin* Niyo *naman po* ang kapatid ko na bahaginan ako ng
mana." **14** At ang sabi Niya rito, "Tao, sino ang nag-atas sa Akin
para *maging* hukom o tagahati ng mga ari-arian niyo?" **15** Sinabi
Niya pa sa kanila, "Mag-ingat at magbantay kayo mula sa
kasakiman, dahil ang Buhay ng tao[1] ay hindi matatagpuan
ninuman sa gitna ng kasaganahan na galing sa mga ari-ariang
mayroon siya." **16** At nagkuwento Siya sa kanila ng talinghaga *at*
sinabi, "Ang lupain ng isang mayamang tao ay umani nang
masagana. **17** At pinag-iisipan niya *at* sinasabi sa loob-loob niya,
'Ano kaya ang gagawin ko ngayong wala na akong lugar na
mapaglalagyan para sa mga inani ko?' **18** At sinabi niya, 'Ito ang
gagawin ko: gigibain ko ang aking mga kamalig, at magtatayo
ako ng mas malalaki. At doon ko *ngayon* ilalagay lahat ng mga
inani ko at ng mga pagpapala ko. **19** At sasabihin ko sa kaluluwa[2]
ko, Kaluluwa, mayroon ka nang napakaraming pagpapala na
nakahanda para sa maraming taon. Kampante ka *lang*, kumain
ka, uminom ka *at* magdiwang ka!' **20** Pero sinabi ng Diyos sa
kanya, 'Hangal, ngayong gabi *rin* ay sisingilin nila sa iyo ang
kaluluwa mo! Kanino *na* ngayon mapupunta ang mga bagay na
ipinundar mo?' **21** Ganyan *ang mapapala* ng taong nag-imbak ng
kayamanan para sa sarili pero hindi mayaman sa harapan ng
Diyos."

## *Huwag Mag-alala Tungkol sa Ikabubuhay*

**22** At sinabi Niya sa harapan ng mga alagad Niya, "Dahil dito
ay sinasabi Ko sa inyo, huwag niyong alalahanin ang para sa
ikabubuhay niyo, *kung* ano ang kakainin niyo; o ang para sa
katawan, *kung* ano ang isusuot niyo. **23** Ang hininga ay higit na
mahalaga kaysa pagkain, at ang katawan kaysa damit. **24**
Pagmasdan niyo ang mga uwak dahil hindi sila nagtatanim ni
umaani man, na wala ring imbakan o kamalig; pero pinakakain
sila ng Diyos. Gaano pang higit ang nadadala niyo kaysa mga
ibon? **25** At sino sa inyo sa *pamamagitan ng* pag-aalala ay
magagawang magdagdag sa tangkad niya ng isang siko? **26** Kung
samakatuwid ay di niyo kayang gawin *itong* napakaliit na bagay,
bakit kayo nag-aalala tungkol sa iba pang mga bagay? **27**
Pagmasdan niyo ang mga liryo kung paano sila lumalaki: di sila

nagpapagod, di rin sila naghahabi. Pero sinasabi ko sa inyo, na
kahit si Solomon sa lahat ng panahon ng kanyang kaluwalhatian
ay di nakapagdamit tulad ng isa sa mga ito. **28** Pero kung ang
damo sa gitna ng kabukiran na ngayon at bukas ay iginagatong
sa kalan ay ganyan damitan ng Diyos, gaano pa kaya ang laki ng
pagnanais *Niyang damitan* kayo! Ganyan ba kaliit ang tiwala *niyo*?
**29** At kayo, huwag niyong hanapin ang inyong kakainin, o ang
inyong iinumin, at huwag na kayong mag-alala, **30** Dahil ang lahat
ng mga ito ang laging hanap ng mga bansa sa mundo, pero alam
na ng Ama niyo na kailangan niyo ang mga ito.

## *Ang Totoong Kayamanan*

**31** Sa halip ay hanapin niyo ang Kaharian ng Diyos, at ang
lahat ng ito ay idaragdag sa inyo. **32** Huwag kayong matakot,
munting kawan, dahil ikinatuwa ng Ama niyo na ibigay sa inyo
ang Kaharian. **33** Ipagbili niyo ang mga ari-arian niyo at magbigay
kayo ng tulong sa mga nangangailangan. Gumawa kayo para sa
mga sarili niyo ng mga pitaka na di naluluma, kayamanan na di
nauubos sa loob ng kalangitan, kung saan walang
makapupuntang magnanakaw, o insektong naninira. **34** Dahil
kung nasaan ang kayamanan niyo, doon din ang puso niyo
mapupunta. **35** Dapat na nakasuot ang inyong mga sinturon sa
baywang at ang mga ilawan ay nakasindi, **36** at kayo ay
maikukumpara sa mga taong naghihintay sa panginoon nila na
darating mula sa kasalan anumang oras. Para sa pagdating at
pagkatok sa pinto ay agad na may magbubukas para sa kanya.
**37** Mapalad ang mga alipin na iyon na pagdating ng panginoon
ay maaabutan itong naghihintay. Sinasabi Ko sa inyo ang totoo
na magbibihis siya at tatawagin silang maupo sa hapag kainan,
at pupunta doon para pagsilbihan sila. **38** At kung siya ma'y
dumating mula alas nuebe hanggang hatinggabi, o dumating
siya mula hatinggabi hanggang alas tres ng madaling araw, at
maabutan niya sa parehas na situasyon, mapapalad ang mga
lingkod na iyon. **39** Pero unawain niyo ito na kung alam lang sana
ng may-ari ng bahay kung anung oras darating ang magnanakaw,
nagbantay sana siya at hindi niya sana hinayaang mapasok ang
bahay niya. **40** Kaya't maging handa rin kayo, dahil ang Anak ng
Tao ay dumarating sa oras na di niyo inaasahan."

### *Maging Matapat Hanggang sa Pagdating ng Panginoon*

41 At sinabi sa Kanya ni Pedro, "Panginoon, sa amin *lang po*
*ba* Niyo sinasabi ang talinghagang ito, o pati rin *po* sa lahat?" 42
At sinabi ng Panginoon, "Sino kaya ang matapat at matalinong
tagapangasiwa na siyang aatasan ng panginoon sa kanyang
sambahayan para magbigay ng hustong sukat ng pagkain sa
takdang panahon? 43 Mapalad ang aliping iyon na sa pagdating
ay makikita ng panginoon niya na ginagampanan ang bagay na
ito. 44 Sinasabi Ko sa inyo ang totoo na gagawin niya itong
tagapamahala sa lahat ng kanyang mga ari-arian. 45 Pero kung
sabihin ng aliping iyon sa loob ng kanyang puso, 'Matatagalan
pa ang dating ng panginoon ko,' at magsimulang upakan ang
mga lalake at ang mga babaing alipin, at kumain, uminom, at
saka maglasing, 46 Ang panginoon ng aliping iyon ay darating sa
araw na di nito inaasahan, at sa oras na di nito alam, tapos ay
tatagain niya *ang katawan* nito sa gitna, at ibibigay niya ang
nararapat dito kasama ng mga di nananalig. 47 Pero ang aliping
ito na alam ang kalooban ng kanyang panginoon at hindi
naghanda, at di rin ginawa ang naaayon sa kalooban niya ay
hahatawin ng maraming beses. 48 Pero ang hindi nakakaalam at
gumawa *ng mga bagay* na nararapat ng kaparusahan ay
hahatawin ng kaunti. At sa bawat isa na binigyan ng malaki, mula
sa kanya ay malaki *rin* ang hihingin. At sa kanya na maraming
pinagkatiwala, sa kanya ay marami *rin* ang hihingin.

### *Dibisyon Dala ng Ebanghelio*

49 Dumating Ako para maglagay ng apoy sa gitna ng daigdig,
at ano pa ang hihilingin Ko kung nagliyab na ito? 50 Pero mayroon
Akong paglulublob *kung saan* Ako dapat malublob. At gaano na
lang ang pagtitiis Ko hanggang sa mangyari ito! 51 Akala niyo ba
na dumating Ako para magbigay ng kapayapaan sa gitna ng
daigdig? Sinasabi Ko sa inyo, Hindi; at sa halip ay pagkakabaha-
bahagi. 52 Dahil simula ngayon, ang limang *tao* sa isang pamilya
ay magkakabaha-bahagi, tatlo laban sa dalawa, at dalawa laban
sa tatlo. 53 Magkakabaha-bahagi ang ama laban sa anak na lalake,
gayun din ang anak na lalake laban sa ama; ang ina laban sa
anak na babae, at ang anak na babae laban sa ina; ang biyenang

babae laban sa kanyang manugang na babae, at ang manugang
na babae laban sa kanyang biyenan na babae."

### *Matalino sa Ibang Bagay Pero Di Alam Ang Katuwiran ng Diyos*

**54** At sinabi Niya rin sa mga tao, "Kapag may nakita kayong
paparating na ulap mula sa kanluran, sinasabi niyo agad, 'May
parating na ulan.' at ganoon nga ang nangyayari. **55** At kapag
umiihip ang hangin mula sa timog, sinasabi niyo *naman* na
magiging mainit *ang panahon*.' At ganoon nga ang nangyayari.
**56** Mga ipokrito! Alam niyo kung paano suriin ang panlabas na
kaganapan sa langit at sa lupa; pero hindi niyo alam kung paano
unawain ang *nangyayari sa* panahong ito? **57** Bukod pa rito, bakit
hindi ninyo mapagpasyahan kahit sa inyong mga sarili *kung ano*
ang tama?

### *Makipagkasundo sa Kaaway*

**58** Dahil kapag ikaw ay papunta sa harap ng isang mahistrado
kasama ng kalaban mo, habang nasa daan *palang* ay gawin mo
na ang dapat na gawin para makalaya mula sa kanya, kung hindi
ay baka kaladkarin ka niya papunta sa hukom, at ang hukom ay
ibigay ka sa pulis, at ang pulis ay itapon ka sa loob ng bilangguan.
**59** Sinasabi ko sa iyo, hinding-hindi ka makakalabas doon
hangga't hindi mo nababayaran ang kahuli-hulihang sentimo."

### *Magbago o Mapahamak*

13

**1** At nang mga panahong iyon, mayroong ilang
nandoon ang nagsabi sa Kanya tungkol sa mga
Galilenyong ang dugo ay hinalo ni Pilato kasama ng
kanilang mga handog na hayop. **2** At pagsagot ni
Jesus ay sinabi Niya sa kanila, "Akala niyo ba na
ang mga Galilenyong ito ay higit na makasalanan sa lahat ng
mga Galilenyo dahil sa klase ng dinanas nila? **3** Sinasabi Ko sa
inyo, Hindi. Kaya't kung hindi kayo magbago, lahat kayo ay
masasawing katulad *nila*. **4** O yung 18 na nadaganan nang
gumuho ang tore sa gitna ng Siloam at ikinamatay ng mga ito,
akala niyo ba na sila ang may mas malaking atraso *kaysa* sa lahat
ng mga taong nakatira sa Jerusalem? **5** Sinasabi Ko sa inyo, Hindi.

Kaya't kung hindi kayo magbago, lahat kayo ay masasawing katulad *nila*."

### *Tagpasin ang Punong Di Nagbubunga*

6 At sinabi Niya ang talinghagang ito: "May isang *taong*
nagtanim ng igos sa gitna ng kanyang ubasan. At pumunta siya
para tumingin ng bunga roon pero wala siyang nakita. 7 At sinabi
niya sa katiwala ng ubasan, 'Tignan mo, tatlong taon *na* akong
nagpupunta *at* nag-aabang ng bunga sa puno ng igos na ito,
pero wala *pa rin* akong makita! Tagpasin mo na *nga* yan. Ano
ang dahilan at sinasayang nito ang lupa? 8 At pagsagot ay sinabi
nito sa kanya, 'Amo, pabayaan niyo *po* muna yan ngayong taong
ito. Habang naghihintay, ako *naman po* ay maghuhukay sa
palibot nito at maglalagay ako ng dumi ng hayop. 9 At kung
sakaling magbunga *po* ito, *magaling*; pero kung hindi *naman po*,
pagdating ng panahong iyon, ay tagpasin niyo na ito. "

### *Pinagaling ni Jesus ang Maysakit sa Araw ng Pamamahinga*

10 At Siya ay nagtuturo sa loob ng isa sa mga simbahan sa
kalagitnaan ng *Araw* ng Pamamahinga. 11 At kapansin-pansin,
mayroong isang ginang doon *na* 18 taon nang may espiritu ng
karamdaman. At siya ay nakayuko *na* at di kayang iunat ang sarili
ng maayos. 12 At nang makita siya ni Jesus ay tinawag *siya* Nito
at sinabi sa kanya, "Ginang, pinalaya ka na mula sa karamdaman
mo!" 13 At inilapat Niya ang mga kamay dito: at agad itong
napatindig, at nagpuri sa Diyos. 14 Pero sumagot ang pinuno ng
simbahan na galit na galit dahil sa Araw ng Pamamahinga
nagpagaling si Jesus. Sinabi nito sa mga tao, "May anim na araw
kung saan dapat Siyang magtrabaho. Kaya't pumunta kayo sa
*mga araw* na iyon para tumanggap ng kagalingan at huwag sa
Araw ng Pamamahinga!" 15 Kaya't sinagot siya ng Panginoon at
sinabi, "Ipokrito! Hindi ba't sa *Araw ng* Pamamahinga ay
kinakalagan ng bawat isa sa inyo mula sa kuwadra ang kanyang
baka o ang *kanyang* asno at inilalabas ito para painumin? 16 At di
ba nararapat *lang sa ginang* na ito na anak ni Abraham na
ginapos ni Satanas, mantakin mo sa loob ng 18 taon, ay
makalagan mula sa pagkagapos na ito sa Araw ng
Pamamahinga?" 17 At habang sinasabi Niya ang mga bagay na

ito, napapahiya ang lahat ng mga kumokontra sa Kanya at
nagdiriwang ang lahat ng mga taong nagkatipon dahil sa lahat
ng mga magagandang bagay na nagaganap sa pamamagitan
Niya.

### *Ang Kaharian ng Diyos: Mustasa at Lebadura*

**18** At sinabi Niya, "Saan kaya maihahambing ang Kaharian ng
Diyos, at saan Ko *ba* ito maikukumpara? **19** Katulad nito ang isang
butil ng mustasa na pagkakuha ng isang tao ay itinanim niya sa
kanyang hardin. At tumubo ito, at naging isang malaking puno,
at ang mga ibon sa himpapawid ay namugad na sa pagitan ng
mga sanga nito. **20** At muli Niyang sinabi, "Saan Ko *pa*
ikukumpara ang Kaharian ng Diyos? **21** Para itong lebadura na
pagkakuha ng isang ginang ay hinalo niya sa tatlong timbang
harina, hanggang sa umalsa itong lahat. **22** At sinusuyod Niya ang
mga lungsod at ang mga barangay sa pagtuturo, at habang
naglalakbay papuntang Jerusalem.

### *Sino ang Maliligtas?*

**23** At may nagsabi sa Kanya, "Panginoon, maliit na bilang *lang*
*po* ba ang mga naliligtas?" At sinabi Niya sa harapan nila, **24**
"Pagsikapan niyong makapasok sa makipot na pintuan, dahil
sinasabi Ko sa inyo, maraming gugustuhing makapasok *dito* pero
di nila kakayanin. **25** Kapag dumating na ang may-ari ng bahay,
mula sa puntong iyon, at isara na niya ang pintuan, at kayong
nasa labas ay magsimulang tumayo at kumatok sa pintuan
habang sinasabi, 'Panginoon, panginoon, pagbuksan niyo *po*
kami,' ay sasagutin niya kayo at sasabihin, 'Hindi ko alam kung
taga saan kayo.' **26** Sa puntong iyon ay magsisimula na kayong
magsabi, 'Kumain at uminom *po* kami sa harapan Niyo, at
nagturo *po* Kayo sa gitna ng aming mga kalsada!' **27** Pero
sasabihin Niya, 'Sinasabi Ko sa inyo, hindi ko alam *kung* taga
saan kayo. Lumayo kayo sa akin, lahat kayong manggagawa ng
kasamaan!' **28** Magkakaroon doon ng iyakan at ng pagngangalit
ng mga ngipin, kapag nakita niyo *na* si Abraham at Isaac, at si
Jakob, pati na ang lahat ng mga propeta sa loob ng Kaharian ng
Diyos, pero kayo ay kinakaladkad palabas. **29** At sila ay darating
mula sa silangan, at kanluran, at mula sa hilaga, at katimugan,

at magsasalo-salo sa loob ng Kaharian ng Diyos. 30 At tignan *niyo*, may mga huling mauuna, at mayroong mga unang mahuhuli."

## *Di Natinag si Jesus sa Kabila ng banta sa Kanyang Buhay*

31 Nang araw ding iyon ay may mga dumating na Pariseo. Sabi nila sa Kanya, "Lumabas na Kayo at umalis na Kayo dito, dahil gusto Kayong patayin ni Herodes." 32 At sinabi Niya sa kanila, "Pagbalik ay sabihin niyo sa tusong iyon, "Pansinin mo, nagpapalayas Ako ng mga demonyo, at nagbibigay ng kagalingan sa araw na ito at sa kinabukasan, at Ako'y matatapos sa pangatlong *araw*. 33 Gayunpaman, kailangan Akong magpatuloy ngayong araw, at bukas pati sa susunod pa, dahil hindi posible na ang isang propeta ay masawi sa labas ng Jerusalem. 34 Jerusalem, Jerusalem, ang pumapatay ng mga propeta, at nambabato sa mga ipinadadala sa kanya! Gaano Ko kadalas binalak na tipunin ang mga anak mo na katulad sa ginagawa ng inahing manok sa kanyang mga sisiw na nasa ilalim ng *kanyang* mga pakpak, pero ayaw niyo! 35 Tignan mo, iiwan sa iyong wasak ang bahay mo! Pero sinasabi Ko sa inyo ang totoo na hinding-hindi niyo na Ako makikita hanggang sa dumating ang panahon na sabihin niyo, 'Purihin ang dumarating sa pangalan ng Panginoon! "

## *Walang Humpay Na Nagpapagaling si Jesus*

14

1 At nangyari nang pumunta Siya sa bahay ng isa sa mga pinuno ng mga Pariseo para dumalo sa kainan sa Araw ng Pamamahinga, na inoobserbahan nila Siyang mabuti. 2 At kapansin-pansin ang isang taong minamanas na nasa harapan Niya. 3 At nang sumagot si Jesus ay nagsalita Siya sa harapan ng mga dalubhasa sa Biblia at sa mga Pariseo. Sabi *Niya*, "Legal ba na magpagaling sa Araw ng Pamamahinga?" 4 At tahimik *lang* sila. Pero hinawakan Niya ito, pinagaling at pinauwi. 5 At pagsagot sa kanila ay sinabi Niya, "Sino sa inyo na kapag nahulog sa bangin *ang kanyang* asno o baka na hindi agad ililigtas ito sa kalagitnaan ng Araw ng Pamamahinga?" 6 At di nila kinayang sumagot sa Kanya tungkol sa mga bagay na ito.

## *Tinuruan ni Jesus ang Mga Pariseo kung paano Magpakumbaba*

7 At nagsabi Siya ng isang talinghaga sa harapan ng mga
imbitado nang mapansin *Niya* kung paano sila mamili ng mga
pinakaimportanteng upuan sa mga kainan. Sinabi *Niya* sa
harapan nila, 8 "Kapag ikaw ay naimbitahan ng kahit sino sa isang
kasalan, huwag kang umupo sa pinakaimportanteng upuan *sa
kainan*, dahil baka may *panauhing* mas kagalang-galang sa iyo
ang inimbitahan niya. 9 At paglapit ng nag-imbita sa iyo at sa
kanya ay sasabihin niya sa iyo, 'Ibigay mo *nga* sa taong ito ang
lugar *na iyan*.' At pagkatapos ay magsimula ka nang umupo sa
pinakadulong upuan sa hiya. 10 Sa halip, kapag ikaw ay
naimbitahan, pumunta ka *at* umupo sa pinakadulong pwesto,
para kapag lumapit ang nag-imbita sa iyo, ay sabihin niya sa iyo,
'Kaibigan, halika sa mas mataas na pwesto.' Sa puntong iyon ay
magkakaroon ka ng karangalan sa harap ng mga kasama mo sa
hapag-kainan. 11 Dahil ang sinumang itinataas ang sarili ay
ibababa, at ang ibinababa ang sarili ay itataas."

## *Magbahagi ng Pagpapala sa Mga Dukha*

12 At sinabi Niya rin sa nag-imbita sa Kanya, "Kapag
nagpapaalmusal ka o *nagpapakain ka* ng hapunan, huwag mong
imbitahan ang mga kaibigan mo, o ang mga kapatid mo, o ang
mga kamag-anak mo, o ang mga mayayaman *mong* kapit-bahay,
dahil baka imbitahan ka rin nila pabalik at maibalik *lang* sa iyo
ang katumbas ng ginawa mo. 13 Sa halip, kapag naghahanda ka
ng malaking salu-salo, imbitahan mo ang mga mahihirap, ang
mga lumpo, ang mga pilay, ang mga bulag, 14 at ikaw ay
pagpapalain dahil hindi *ka* nila masusuklian sa ginawa mo.
Ibabalik ito sa iyo sa *panahon* ng pagbangon ng mga matutuwid
mula sa mga patay." 15 At nang marinig ng isa sa mga nakaupo
ang mga bagay na ito, sinabi nito sa Kanya, "Mapalad ang
makakakain ng tinapay sa loob ng Kaharian ng Diyos!"

## *Isang Engrandeng Hapunan*

16 At sinabi Niya rito, "May isang taong naghanda ng isang
engrandeng hapunan at marami siyang inimbitahan. 17 At
pinadala niya ang alipin niya sa oras ng hapunan para sabihin sa

mga naimbitahan, 'Halina kayo, dahil handa na ang lahat! ' 18 At
nagsimula *silang* lahat na humingi ng dispensa, pare-parehas sila.
Sinabi sa kanya ng nauna, 'Bumili *kasi* ako ng isang pirasong lote
at kailangan kong umalis at tignan iyon. Pakiusap ko *lang* sa iyo,
patawarin mo muna *ko*. 19 Sinabi naman ng isa, 'Bumili *kasi* ako
ng limang pares ng baka at aalis ako para tingnan sila. Pakiusap
ko *lang* sa iyo, patawarin mo *muna* ko. 20 At sinabi *naman* ng isa,
'Kakakasal ko *lang* sa asawa *ko*, at dahil dito ay hindi ko kayang
pumunta. ' 21 Kaya't pagbalik ng aliping ito ay ibinalita niya sa
panginoon niya ang mga bagay na ito. Kaya naman, sa galit ng
may-ari ng bahay ay sinabi nito sa alipin niya, 'Dali, pumunta ka
sa gitna ng mga kalye at mga lansangan sa lungsod, at dalhin
mo rito ang mga mahihirap, at ang mga lumpo, pati ang mga
pilay, at mga bulag! ' 22 Pagkatapos ay sinabi ng alipin, 'Panginoon,
nagawa na *po* gaya *ng* ipinag-utos niyo, pero mayroon pa *pong*
*bakanteng* pwesto. ' 23 At sinabi ng panginoon sa alipin, 'Umalis
ka papunta sa mga kalsada, at sa mga pader *ng lungsod*, at pilitin
mo *silang* pumasok para mapuno ang bahay ko. 24 Dahil sinasabi
ko sa inyo na wala ni isa sa mga taong iyon na naimbitahan ang
makakatikim sa aking hapunan. " 25 At dinumog Siya ng
sangkatutak na tao, at pagharap ay sinabi Niya sa kanila,

### *Iwanan mo ang lahat alang-alang kay Kristo*

26 "Kung may lalapit sa Akin at hindi kinamumuhian ang ama
pati ang kanyang ina, pati na ang asawa, at ang mga anak,
gayundin ang mga kapatid na lalake, pati ang mga kapatid na
babae, oo, pati rin ang sarili niyang buhay, ay hindi kayang
maging alagad Ko. 27 At sinumang hindi nagdadala ng krus niya,
at sumusunod sa Akin, ay hindi kayang maging alagad Ko. 28
Dahil sino *ba* sa inyo na gustong magtayo ng isang tore ang di
muna uupo *at* magbibilang ng gastusin, kung mayroon siyang
*sapat* na *pondo* para tapusin *iyon*? 29 Dahil kung sakaling
mailagay na ang pundasyon nito pero di *naman ito* kayang
tapusin, lahat ng makakita *nito* ay magsisimulang laitin siya 30
habang sinasabing, 'Ang taong ito ay nagsimulang magpatayo
ng gusali pero hindi *naman* kayang tapusin! ' 31 O sino *bang* hari
ang lumalabas para lumaban sa isa pang hari sa *isang* digmaan
na di muna uupo para pag-aralan kung kakayanin niyang
sagupain ng 10,000 ang 20,000 na dumarating laban sa kanya?
32 Pero kung hindi, habang malayo pa, ay *dapat* magpadala *na*

siya ng embahador na siyang makikipag-usap tungo sa
kapayapaan. **33** Gayun din naman, bawat isa sa inyo na hindi
iwanan ang lahat ng mayroon siya ay hindi kayang maging
alagad Ko. **34** Mabuti ang asin, pero kung ang asin ay tumabang,
sa pamamagitan ng anung bagay ito mapapaalat? **35** Hindi *naman*
ito pwede sa lupa, o sa *tambakan* ng dumi. Ito ay itinatapon *na*
nila. Ang may mga tayngang handang makinig, hayaan siyang
makinig.

### *Inabot ni Jesus ang Mga Ligaw na Tupa*

15 **1** At naglapitan sa Kanya ang lahat ng mga kolektor
ng buwis at ang mga makasalanan para makinig sa
Kanya. **2** At nagbulungan ang mga Pariseo at ang
mga dalubhasa sa Biblia na nagsabing, "*Ang taong*
ito ay nagpapaunlak sa mga makasalanan, at
nakikisalo sa kanilang kumain." **3** At binanggit Niya sa kanila ang
talinghagang ito *at* sinabi, **4** "Sinung tao sa inyo na may 100 tupa,
na *kapag* may isang nawala sa kanila ay hindi iiwan ang 99 sa
gitna ng ilang at hahanapin ang nawala hanggang sa makita niya
ito? **5** At kapag natagpuan na ay ipapatong niya *ito* sa kanyang
mga balikat habang nagdiriwang. **6** At pagdating sa bahay ay
tinatawag niya ang mga kaibigan at ang mga kapit-bahay *para*
sabihin sa kanila, 'Samahan niyo akong magdiwang. Natagpuan
ko na kasi ang tupa kong nawala! **7** Sinasabi ko sa inyo na ganito
rin ang magiging saya sa loob ng langit para sa isang
makasalanang nagbabalik-loob, kaysa sa 99 *na* matutuwid na di
nangangailangang magbago. **8** O di kaya, sinung ginang na may
10 denario , kung mawala niya ang isang denario ay di
magsisindi ng lampara, at magwawalis ng bahay, at hahanapin
*ito* ng mabuti hanggang sa makita niya? **9** At kapag nakita na ay
tatawagin niya ang mga kaibigan at ang mga kapit-bahay
habang sinasabi, 'Samahan niyo akong magdiwang. Nakita ko na
kasi yung pera[3] na nawala ko! **10** Gayun din naman, sinasabi Ko
sa inyo, na may pagdiriwang sa presensya ng mga anghel ng
Diyos para sa isang makasalanang nagbabalik-loob."

## *Ang Anak na Lumayas sa Tahanan, Pero Muling Nagbalik*

11 At sinabi pa Niya, "May isang taong may dalawang anak
na lalake. 12 At sinabi sa ama ng mas nakababata sa kanila, 'Itay,
ibigay niyo *na* sa akin ang parte ng ari-arian na para sa akin. ’At
hinati niya sa kanila ang *kanyang* kabuhayan. 13 Pagkatapos, di
nagtagal, *ay nag-impake na* mga gamit ang nakababatang anak
na lalake, bumiyahe sa isang malayong lalawigan, at doon niya
inubos ang ari-arian niya sa waldas na pamumuhay. 14 Pero nang
malustay na niya ang lahat ay nagkaroon ng matinding tag-
gutom sa buong lalawigang iyon, at nagsimula na siyang
maghirap. 15 Kaya't lumakad siya *at* kumapit sa isang
mamamayan ng lalawigang iyon. At pinapunta siya sa gitna ng
bukid nito para magpakain ng mga baboy. 16 At inaasam-asam
niyang punuin ang tiyan niya ng mga bungang kahoy na kinakain
ng mga baboy, pero wala *namang* magbigay sa kanya. 17 Pero
nang siya'y matauhan ay sinabi niya, 'Gaano karaming
trabahador *mayroon* ang tatay ko na labis-labis ang tinapay pero
ako ay halos mamatay na *dito* sa gutom! ’18 Tatayo *na ko dito*
para pumunta sa tatay ko, at sasabihin ko sa kanya, 'Itay,
nagkasala *po* ako sa langit at sa harap niyo, 19 at di na *po* ako
karapat-dapat na tawagin pang anak niyo. Gawin niyo *na lang
po* akong gaya ng isa sa mga tauhan niyo. 20 At pagkatayo *roon*
ay umalis siya papunta sa ama niya. Pero habang malayo pa siya
ay nakita *na* siya ng ama niya at ito ay sobrang naawa. Kaya't
ito ay tumakbo, niyakap siya at siya ay pinag-hahalikan. 21 At
sinabi sa kanya ng anak, 'Tay, nagkasala *po* ako sa langit, at sa
inyong harapan. Kaya't di na *po* ako karapat-dapat *pang* tawagin
na anak niyo. 22 Pero sinabi ng ama sa mga alipin niya, 'Ilabas
niyo ang pinakamagandang toga at damitan niyo siya at
magbigay kayo ng singsing para sa kamay at sandalyas para sa
mga paa niya, 23 at kunin niyo ang pinatabang guya, katayin niyo
at magdiwang tayo habang kumakain, 24 Dahil itong anak kong
lalake ay namatay at muling nabuhay; at nawala siya, pero
natagpuan na. ’ At sila ay nagsimulang magdiwang. 25 Ngayon,
ang kanyang panganay na lalake ay nasa bukid, at sa pag-uwi
nito, habang papalapit *na* sa bahay, ay narinig nito ang tugtugan
at sayawan. 26 At pagtawag niya sa isa sa mga katiwala niya ay
inusisa niya kung bakit nangyayari ang mga ito. 27 At sinabi nito
sa kanya, 'Dumating na *po* kasi ang kapatid niyo at kinatay *po*

ng ama niyo ang pinatabang guya. Tinanggap niya kasi ito ng
nasa maayos na kundisyon.' 28 Pero nagalit siya at hindi niya
gustong pumasok. Kaya naman, lumabas ang ama niya *at*
nakiusap sa kanya. 29 At pagsagot ay sinabi niya sa ama,
'Pansinin niyo, sa dinami-dami ng taon na nanilbihan ako sa inyo,
ni minsan ay di ko nilabag ang utos niyo, pero ni minsan ay hindi
niyo ko binigyan *man lang* ng bisirong kambing para magsaya
kasama ng mga kaibigan ko! 30 Pero nang bumalik itong anak
niyong ito, na lumustay ng kabuhayan niyo sa piling ng mga
babaing bayaran, ay kinatay niyo *pa* para sa kanya ang
pinatabang guya?' 31 At sinabi niya rito, 'Anak, ikaw ay lagi ko
*namang* kasama at lahat nang sa akin ay sa iyo. 32 At tama *lang*
na magdiwang at magsaya, dahil itong kapatid mo ay namatay
at muling nabuhay; at nawala pero nakita na."

## *Ang Matalinong Katiwala*

16 1 At sinabi Niya pa sa mga alagad Niya, "May isang
mayamang tao na mayroong katiwala at may
nagsumbong sa kanya na *ang taong* ito ay
winawaldas ang mga ari-arian niya. 2 At pagtawag
sa kanya ay sinabi niya rito, Ano ba itong naririnig ko tungkol sa
iyo? Isuko mo na ang listahan ng *mga* ipinagkatiwala sa iyo, dahil
hindi ka na pwedeng mamahala. 3 At sinabi ng katiwala sa loob-
loob niya, 'Ano *na* ang gagawin ko? Binabawi na kasi ng amo ko
ang panunungkulan mula sa akin. Hindi ko kayang magbungkal;
nahihiya *naman* akong mamalimos. 4 Alam ko na ang gagawin ko,
para kapag tinanggal na ako sa panunungkulan ay patuluyin nila
ako sa loob ng mga tahanan nila. 5 At tinawag *niya* ang bawat
isang may utang sa amo niya. Sinabi niya sa nauna, 'Magkano
ba ang utang mo sa amo ko?' 6 At ang sabi nito, '800 galon ng
langis ng olibo'. At sinabi niya rito, 'Bilis! Hawakan mo itong papel
ng babayaran mo, umupo ka at isulat mo, 400. 7 Pagkatapos ay
sinabi niya sa isa, 'At ikaw, magkano ang utang mo?' At sinabi
nito, '600 kaban ng trigo.' At sinabi niya rito, 'Kunin mo itong
papel ng babayaran mo, at isulat mo, 480.' 8 At pinuri ng amo
ang tiwaling katiwala dahil sa talino ng ginawa nito: dahil ang
mga anak ng panahong ito ay mas matatalino kaysa sa mga anak
ng liwanag sa gitna ng sarili nilang henerasyon.

### *Maglingkod sa Pera o sa Diyos?*

**9** At Ako naman, sinasabi Ko sa inyo, gamitin *niyo* ang mga
kayamanan ng katiwalian para magkaroon kayo ng mga sariling
kaibigan, para pag-alis niyo ay tanggapin nila kayo sa loob ng
mga tahanang walang hanggan. **10** Ang tapat sa pinakamaliit ay
tapat rin sa malaki: at ang tiwali sa pinakamaliit ay tiwali rin sa
malaki. **11** Kaya't kung di kayo naging matapat patungkol sa di
totoong yaman, paano kayo pagkakatiwalaan sa totoo? **12** At
kung di kayo naging matapat *sa ari-arian* ng iba, paano kayo
pagkakatiwalaan sa sarili niyong ari-arian? **13** Walang lingkod ang
kayang manilbihan sa dalawang panginoon: dahil alin sa mga ito
*ang mangyayari*: aayawan nito ang isa at mamahalin ang kabila,
o di kaya'y kakapit ito sa isa at kamumuhian niya ang kabila.
Hindi niyo kakayaning paglingkuran ang Diyos at ang pera." **14**
Pero ang mga Pariseo rin, na gahaman sa salapi, ay naririnig ang
lahat ng mga bagay na ito, at pinagtawanan *lang* nila Siya. **15** At
sinabi Niya sa kanila, "Kayo itong mga nagmamalinis sa harap ng
mga tao; pero nakikita ng Diyos ang mga puso niyo: dahil ang
kapuri-puri sa gitna ng mga tao ay kasuklam-suklam sa harapan
ng Diyos."

### *Pangangaral ng Kaharian ng Diyos*

**16** Ang Batas at ang mga Propeta ay hanggang kay Juan:
mula sa panahong iyon ang Kaharian ng Diyos ay ipinangangaral
na, at bawat isa ay pilit na pumapasok sa loob nito. **17** At mas
madali pang maglaho ang kalawakan at ang *buong* mundo,
kaysa mawalang bisa ang isang katiting na guhit sa letra ng
Batas. **18** Sinumang *lalake* ang hiwalayan ang kanyang asawang
babae, at magpakasal sa iba ay nangangalunya: at sinumang
*lalake* ang magpakasal sa babaing humiwalay mula sa asawang
lalake ay nangangalunya."

### *Si Lazaro at ang Mayaman*

**19** Ngayon, may isang mayamang tao, at nakadamit siya ng
kulay ube at pinong lino na nagpipiyesta ng enggrande araw-
araw. **20** Samantala, doon ay may isang pulubi na ang pangalan
ay Lazaro na punung-puno ng sugat. Ito ay nakahandusay sa
tapat ng entrada ng kanyang mansion, **21** at inaasam-asam

*nitong* makakain *man lang* mula sa mga mumung nalalaglag
galing sa hapag-kainan ng mayaman. Samantala, kapag
lumalapit ang mga aso ay dinidilaan nila ang mga sugat niya. **22**
At dumating ang panahon na namatay ang pulubi, at siya ay
dinala sa piling ni Abraham sa pamamagitan ng mga anghel. At
namatay rin ang mayaman, at inilibing. **23** At habang nagdurusa
sa gitna ng impiyerno ay tumingala siya, *at* nakita niya si
Abraham sa kalayuan, at si Lazaro sa piling nito. **24** Kaya't
sumigaw siya *at* sinabi, 'Amang Abraham, maawa *po* kayo *sa*
akin, at ipadala niyo *po* si Lazaro *dito*, para maisawsaw niya ang
dulo ng daliri niya sa tubig at malamigan ang dila ko. Hirap na
hirap na *po* kasi ako sa gitna ng apoy na ito! ' **25** Pero sinabi ni
Abraham, 'Anak, alalahanin mo na tinanggap mo na ang mga
magagandang bagay *na gusto* mo nang ikaw *ay* Buhay *pa*, at si
Lazaro naman yung mga masasamang bagay. Pero inaaliw na
siya ngayon, *habang* ikaw naman ay pinahihirapan. **26** At bukod
pa rito, sa pagitan namin at ninyo ay may nakakabit na
napakalawak na bangin: para hindi magawang tumawid ng mga
mula dito papunta sa inyo; ni ang mga mula diyan na makatawid
papunta sa amin. **27** Pero sinabi niya, 'Pakiusap ko na lang *po* sa
inyo, ama, na ipadala niyo siya sa loob ng bahay ng tatay ko: **28**
may lima *po* kasi akong kapatid na lalake; para makapagpatotoo
siya sa kanila, nang hindi rin *po* sila mapunta sa gitna ng lugar
na ito nang pagdurusa. **29** Sinabi sa kanya ni Abraham, 'Nasa
kanila na sina Moises at ang mga propeta; dapat silang makinig
sa mga ito. **30** At sinabi niya, 'Hindi *po*, amang Abraham: pero
kung may dadalaw sa kanila na mula sa mga patay ay
magbabago ang isipan nila! ' **31** At sinabi nito sa kanya, 'Kung di
nila pinakikinggan si Moises at ang mga propeta, di rin sila
makukumbinsi, kahit pa may bumangon mula sa mga patay. '

### *Patawarin ang Mga Nagkakasala at Nagsisisi*

17 **1** At sinabi Niya sa harapan ng mga alagad,
"Imposible na walang darating na mga bagay na
ikatitisod ng mga tao : pero lagot ang taong
*magiging* instrumento sa pagdating ng mga ito! **2** Mas
mabuti pa para sa kanya kung ang gilingang bato *na nakakabit*
sa asno ay itali sa leeg niya, at ihagis siya sa gitna ng dagat,
kaysa sa matisod niya ang isa sa mga malilinggit na ito. **3**
Bantayan niyong mabuti ang inyong mga sarili: At kung

magkasala laban sa iyo ang kapatid mo, sawayin mo siya; at
kung magsisi siya ay patawarin mo siya. 4 At kung magkasala siya
laban sa iyo ng pitong beses sa isang araw, at pitong beses sa
isang araw babalik sa iyo para sabihin, 'Nagsisisi ako sa ginawa
kong kasalanan;' ay patatawarin mo siya."

### *Pananalig Tulad sa Isang Binhi*

5 At sinabi ng mga apostol sa Panginoon, "Dagdagan, niyo *pa
po* ang aming pananalig." 6 Pero sinabi ng Panginoon, "Kung
mayroon kayong pananalig tulad ng isang binhi ng mustasa,
pwede niyong sabihin sa puno ng sikomorong ito, 'Mahugot ka
mula sa ugat, at maitanim sa gitna ng dagat;' at ito ay susunod
sa inyo. 7 Pero sino sa inyo na mayroong alilang nagsasaka o
nagpapakain ng alagang hayop na pagka dating mula sa bukid
ay magsasabi sa kanya agad, 'Halika't umupo ka para kumain?'
8 Hindi, sa halip ay sasabihin niya dito, 'Ihanda mo *na* ang
kakainin ko, at magbihis ka, para makapagsilbi ka sa akin
hanggang sa makakain ako at makainom. At pagtapos nito *ay
pwede* ka *nang* kumain at uminom.' 9 Hindi ba niya
pasasalamatan ang aliping iyon dahil ginawa nito ang mga inutos
sa kanya? Sa tingin Ko, hindi. 10 Ganyan din *dapat* kayo, kapag
nagawa na ninyong lahat ang mga ipinag-utos sa inyo, sabihin
niyo na, 'Kami ay mga walang halagang alipin dahil ginawa *lang*
namin ang nararapat naming gawin.'"

### *Pinagaling ni Jesus ang 10 Ketongin, Bumalik ang Isa*

11 At dumating ang pagkakataon, habang Siya ay papunta sa
Jerusalem, na napadaan Siya sa pagitan ng Samaria at Galilee.
12 At nang papasok na Siya sa isang barangay *doon*, may
sumalubong sa Kanyang 10 lalaking may ketong na nakatayo sa
kalayuan. 13 At nagsisigaw sila habang sinasabi, "Jesus!
Panginoon! Maawa *po* Kayo sa amin!" 14 At nang makita ay sinabi
Niya sa kanila, "Pumunta kayo *at* magpatingin sa mga pari." At
nangyari, habang papunta *pa lang* sila *doon*, nalinis na sila. 15 At
nang mapansin ng isa sa kanila na siya ay magaling *na*, bumalik
siya at nagsisigaw ng pagpupuri sa Diyos, 16 At dumapa ito sa
lupa malapit sa Kanyang mga paa, *at* nagpasalamat sa Kanya.
At ang lalaking ito ay isang Samaritano. 17 At pagsagot ni Jesus
ay sinabi Niya, "Di ba't sampu ang nalinis? Pero nasaan na ang
siyam? 18 Wala *na ba kayong* nakitang bumalik para magbigay

papuri sa Diyos, kundi ang dayuhang ito? 19 At sinabi Niya rito,
"Tumayo *at* lumakad ka na. Ang pananalig mo ang nagligtas sa
iyo."

## *Ang Kaharian ng Diyos ay Nasa Kalooban Mo*

20 At nang hingan *Siya* ng sagot ng mga Pariseo sa kung
kailan darating ang Kaharian ng Diyos, sumagot Siya sa kanila at
sinabi Niya, "Ang Kaharian ng Diyos ay hindi dumarating sa
pamamagitan ng pagmamasid, 21 ni walang makapagsasabi,
'Tignan mo, nandito!' o 'Tignan mo, nandoon!' Dahil, pansinin
*niyo*, ang Kaharian ng Diyos ay nasa kalooban niyo." 22 Sinabi pa
Niya sa harap ng mga alagad, "Darating ang mga araw kung
kailan aasamin niyong makita ang isa sa mga araw ng Anak ng
Tao, at hindi niyo *ito* makikita. 23 At sasabihin nila sa inyo, 'Tignan
mo, nandito; o tignan mo, nandoon.' Huwag niyong puntahan ni
sundan *ang mga ito*. 24 Dahil gaya ng kidlat na kumikislap mula
sa *isang dako* sa ilalim ng langit na nagliliwanag sa kabilang *dako*
sa ilalim ng langit; gayun din ang mangyayari sa Anak ng Tao
pagdating ng Araw Niya. 25 Pero dapat muna Siyang magdanas
ng maraming paghihirap, at itakwil mula sa henerasyong ito.

## *Ang Pagbabalik ng Anak ng Tao*

26 At tulad sa nangyari sa panahon ni Noe, gayun din ang
mangyayari sa panahon ng Anak ng Tao. 27 Sila'y nagkakainan,
nag-iinuman, kumukuha ng babaing pakakasalan, *at*
naghahandog sa kanilang anak para ikasal, hanggang sa araw
na pumasok na si Noe sa loob ng arko, at dumating ang delubyo,
na ikinasawi ng lahat. 28 Sa ganito ring paraan ang nangyari sa
panahon ni Lot. Sila ay nagkakainan, nag-iinuman, namimili *at*
nagbebenta, nagtatanim *at* nagpapatayo ng bahay. 29 Pero nang
araw na lumabas na si Lot mula sa Sodom, doon umulan ng apoy
at asupre mula sa langit, na ikinasawi nilang lahat. 30 Ganito rin
ang mangyayari sa araw na mahayag na ang Anak ng Tao. 31 Sa
araw na iyon, kung may nasa ibabaw ng bubungan at nasa loob
ng bahay ang mga gamit niya, huwag na siyang bumaba pa para
kunin ang mga ito. At gayun din ang nasa gitna ng bukid; huwag
na niyang balikan pa ang mga naiwan *niya*. 32 Tandaan niyo ang
asawa ni Lot. 33 Sinumang magsumikap na iligtas ang buhay niya
ay ipapahamak ito; at sinuman ang magpahamak nito ay

magliligtas nito. 34 Sinasabi Ko sa inyo, sa gabing iyon ay may
dalawang *tao* sa ibabaw ng isang kama; ang isa ay kukunin, pero
ang isa ay iiwan. 35 May dalawang babaing magkasama sa loob
ng gilingan; kukunin ang isa, pero ang isa ay iiwan. 36 May
dalawang nasa bukid; ang isa ay kukunin, at ang isa naman ay
maiiwan. 37 At pagsagot ay sinabi nila sa Kanya, "Saan *po* ito
*magaganap*, Panginoon?" At ang sabi Niya sa kanila, "*Kung* saan
nandoon ang katawan, doon magkukumpulan ang mga agila."

## *Ang Masamang Hukom at ang Balo*

18

1 At nagsabi pa Siya sa kanila ng isang talinghaga
dahil sa kailangan laging manalangin at di masiraan
ng loob. 2 Sinabi *Niya*, "May isang hukom sa loob ng
isang lungsod, na walang takot sa Diyos at walang
nirerespetong tao. 3 At may babaing balo sa loob ng lungsod na
iyon na pumupunta sa kanya. Sinasabi *nito*, 'Ipaghiganti niyo *po*
ako mula sa kaaway ko. '4 At hindi niya ginustong gawin iyon *sa
loob* nang ilang panahon: pero pagkatapos ay sinabi niya sa
kanyang sarili, 'Bagamat di ako natatakot sa Diyos at walang
respeto sa tao, 5 pero dahil sa binibigyan ako ng babaing balong
ito ng sakit ng ulo, ipaghihiganti ko na siya, para di nako mainis
dahil sa walang tigil na pagpunta niya. " 6 At sinabi ng Panginoon,
"Pansinin niyo ang pagkasabi nitong salbahing hukom. 7 Hindi
*ba't* lalo pa ang Diyos na ipaghihiganti ang mga hinirang Niya na
umiiyak sa Kanya araw at gabi? At *Siya* ay punong-puno ng
pasensya sa kanila. 8 Sinasabi Ko sa inyo na ipaghihiganti Niya
sila nang mabilisan. Pero sa pagdating kaya ng Anak ng Tao ay
makakakita Siya ng pananalig sa ibabaw ng daigdig?"

## *Nanalangin ang Pariseo at ang Isang Makasalanan*

9 At nagsalita rin Siya ng ganitong talinghaga para sa ilan na
naniniwala sa sarili nila na sila ay matuwid, pero walang respeto
sa ibang di nila katulad. 10 "May dalawang taong umakyat sa loob
ng templo para manalangin: yung isa *ay* Pariseo, at yung isa
naman *ay* kolektor ng buwis. 11 Nang tumayo ang Pariseo ay
nanalangin siya mag-isa ng ganito, 'O Diyos, pinasasalamatan Ko
*po* Kayo, na hindi *po* ako tulad ng ibang mga tao - mga
magnanakaw, mga di makatarungan, mga immoral, o gaya

nitong kolektor ng buwis na ito. 12 Nag-aayuno *po* ako ng
dalawang beses sa isang linggo. Nag-iikapo *po* ako sa lahat ng
aking natatanggap, gaano man karami. 13 At ang kolektor ng
buwis na nakatayo sa malayo ay di man lang maatim na
tumingingala sa langit, pero sinusuntok niya ang dibdib niya
habang sinasabi, 'Diyos *ko*, maawa *po* Kayo sa isang
makasalanang *tulad* ko.' 14 Sinasabi Ko sa inyo, ang taong ito ay
umuwi papunta sa bahay niya ng may bahid na katuwiran, kaysa
sa isa. Dahil ang bawat isang itinataas ang sarili ay ibababa, at
ang nagpapakumbaba sa sarili ay itataas."

### *Ilapit Natin ang Maliliit na Bata Kay Jesus*

15 At dinadala rin nila sa Kanya ang mga sanggol, para
mahawakan Niya ang mga ito. Pero nang makita ito ng mga
alagad, sinaway nila ang mga ito. 16 At pagtawag sa kanila ni
Jesus ay sinabi Niya, "Pabayaan niyo ang mga maliliit na bata na
lumapit sa Akin, at huwag niyo silang pagbawalan, dahil para sa
mga tulad nila ang Kaharian ng Diyos. 17 Sinasabi Ko sa inyo ang
totoo, sinumang hindi tatanggap sa Kaharian ng Diyos gaya sa
isang malinggit na bata ay hinding-hindi makakapasok sa loob
nito.

### *Utos ni Jesus sa Isang Mayamang Pinuno*

18 At may isang pinuno ang nagtanong sa Kanya. Sabi *nito*,
"Mabuting guro, ano *po* ang dapat gawin para magmana ako ng
Buhay na walang hanggan?" 19 Pero sinabi sa kanya ni Jesus,
"Bakit mabuti ang tawag mo sa Akin? Walang ibang mabuti kundi
ang nag-iisang Diyos. 20 Alam mo ang mga kautusan? 'Huwag
kang mangangalunya,' 'Huwag kang papatay ng tao,' 'Huwag
kang magnanakaw,' 'Huwag kang magpapahayag ng
kasinungalingan,' 'Parangalan mo ang iyong ama at ang iyon
ina.'" 21 At sinabi niya, "Tinupad ko na *po* ang lahat ng ito mula
pa sa aking pagkabata." 22 At nang marinig ni Jesus ang mga ito
ay sinabi Niya sa kanya, "Pero may isa ka pang kulang. Ibenta
mo ang lahat ng mayroon ka gaano man karami, at ipamahagi
mo sa mga mahihirap, at magkakaroon ka ng imbak na yaman
sa langit. At pagbalik mo ay sumunod ka sa Akin." 23 Pero nang
marinig ang mga ito ay lubha siyang nalungkot, dahil siya ay
napakayaman. 24 At nang makita ni Jesus na sobra itong

nalungkot ay sinabi Niya, "Gaano na lang kahirap para sa mga
may kayamanan na pumasok sa loob ng Kaharian ng Diyos. **25**
Dahil mas madali pa sa isang kamelyo na lumusot sa butas ng
karayom kaysa sa isang mayaman na makapasok sa loob ng
Kaharian ng Diyos." **26** At sila na nakarinig ay sinabi, "At sino
*naman po* ang may kakayanang maligtas?" **27** Pero ang sabi Niya,
"Ang mga bagay na imposible sa tao ay posible sa Diyos." **28** At
sinabi ni Pedro, "Tignan Niyo, iniwan *po* namin ang lahat at
sumunod kami sa Inyo." **29** At sinabi Niya sa kanila, "Sinasabi Ko
sa inyo ang totoo, na walang nag-iwan ng kanyang bahay o mga
magulang, o mga kapatid, o asawa, o mga anak, alang-alang sa
Kaharian ng Diyos, **30** ang hinding-hindi tatanggap sa
kasalukuyang panahon ng higit pa rito, at sa mundong darating,
Buhay na walang hanggan."

### *Binanggit ni Jesus Kung Ano ang Mangyayari sa Kanya*

**31** At nang tawagin ang 12, ay sinabi Niya sa harap nila,
"Pansinin niyo, paakyat na tayo sa Jerusalem at matutupad na
ang lahat ng naisulat sa pamamagitan ng mga propeta tungkol
sa Anak ng Tao. **32** Dahil ipagkakanulo Siya sa mga pagano, at
Siya ay paglalaruan, at wawalang-hiyain, at pagdududuraan. **33**
At pagkahagupit nila *sa Kanya*, ay papatayin nila Siya, at sa
ikatlong araw Siya ay babangon muli." **34** Pero wala silang
naintindihan sa mga bagay na ito, dahil tinago ang kahulugan ng
salitang ito mula sa kanila, kaya't di nila nauunawaan ang mga
bagay na binabanggit.

### *Pinagaling ni Jesus ang Bulag sa Jerico*

**35** At dumating ang panahon, na habang Siya'y palapit sa
Jerico, ay may isang bulag na nakaupo sa tabing daan na
namamalimos, **36** at nang marinig ang pagdating ng mga tao, ay
nagtanong siya kung ano ang nangyayari. **37** At sinabi nila sa
kanya na si Jesus na Nazareno ay paparating. **38** At sumigaw siya
habang sinasabi, "Jesus, Anak ni David! Maawa *po* Kayo sa akin!"
**39** At yung mga nasa harapan ay pinagsabihan siya na manahimik,
pero lalo pa siyang nagsisigaw, "Anak ni David, maawa *po* kayo
sa akin!" **40** Kaya't napatigil si Jesus *at* nag-utos Siya na
papuntahin yung mama sa Kanya. At nang ito'y makalapit,

tinanong Niya ito, 41 Sabi *Niya*, "Anung gusto mong gawin Ko
para sa iyo?" At sinabi nito, "Panginoon, na makakita kong muli."
42 At sinabi ni Jesus sa kanya, "Tanggapin mo ang iyong paningin.
Ang pananalig mo ang nagligtas sa iyo." 43 At biglang nagbalik
ang kanyang paningin at sumunod siya sa Kanya habang
nagpupuri sa Diyos. At lahat ng taong nakakita *nito* ay nagbigay
papuri sa Diyos.

### *Tinawag ni Jesus si Zaqueo*

19 1 At pagkapasok ay dumaan Siya sa gitna ng Jerico.
2 At kapansin-pansin, *doo'y may* isang lalaking
nagngangalang Zaqueo, at siya ang pinuno ng mga
kolektor ng buwis. Siya rin ay mayaman. 3 At
nagsisikap siyang makita kung sino itong si Jesus pero hindi niya
kaya mula *sa gitna* ng maraming tao, dahil maliit *lang* ang
pangangatawan niya. 4 Kaya't tumakbo siya sa unahan, umakyat
sa isang puno ng sikomoro para makita Siya, dahil malapit na
Siyang dumaan doon. 5 at nang makarating na Siya sa lugar na
iyon, tumingala si Jesus, nakita siya, at sinabi Niya sa kanya,
"Zaqueo, bilisan mong bumaba *dyan* dahil kailangan Akong
manatili ngayong araw na ito sa loob ng bahay mo." 6 At
nagmamadali siyang bumaba. Pagtapos ay tuwang-tuwa nito
Siyang pinaunlakan. 7 At nang makita nila *ito* ay nagbulungan
silang lahat habang sinasabi na, "Tumuloy Siya para maging
bisita *nitong* makasalanang mama. 8 At tumayo si Zaqueo sabay
sinabi niya sa harap ng Panginoon, "Tignan niyo *po* Panginoon,
ang kalahati ng mga ari-arian ko ay binibigay ko *na* sa mga
mahihirap, at kung may kinuha ako mula kanino man sa maling
pamamaraan, isasauli ko *po* ang apat na beses na halaga niyon."
9 At sinabi sa kanya ni Jesus na, "Ngayong araw na ito ay
dumating ang kaligtasan sa tahanang ito, dahil siya rin ay isang
lalaking anak ni Abraham. 10 Dahil dumating ang Anak ng Tao
para hanapin at iligtas ang napahamak."

### *Talinghaga ng Mga Aliping Napagkatiwalaan ng Yaman*

11 At habang pinakikinggan nila ang mga bagay na ito,
idinagdag *pa* niya *at* binanggit ang isang talinghaga, dahil sa Siya
ay malapit *lang* sa Jerusalem at inaakala nila na ang Kaharian ng

Diyos ay biglaan nang lilitaw. **12** Kaya't sinabi Niya, "May isang
tao na pinanganak na maharlika na pumunta sa malayong bansa
para tanggapin ang isang kaharian para sa sarili niya at magbalik.
**13** At tinawag niya ang 10 alipin niya, binigyan niya sila ng 10
mina, at sinabi niya sa kanila, 'Magtrabaho kayo hanggang sa
pagdating ko.' **14** Pero ang mga mamamayan niya ay ayaw sa
kanya at nagpadala pa ng kinatawan para puntahan siya. Sabi
nila, 'Hindi namin gustong maghari sa amin ang *taong* ito.' **15** At
dumating ang panahon nang siya'y bumalik na, matapos
tanggapin ang kaharian, na nag-utos siyang papuntahin sa
kanya ang mga aliping iyon na binigyan niya ng pera, para
alamin kung magkano ang kinita ng bawat isa sa pangangalakal.
**16** Kaya't lumapit ang una *at* sinabi, 'Panginoon, ang mina niyo
ay tumubo *po* ng 10 mina.' **17** At sinabi niya rito, 'Magaling, isang
mabuting alipin! Dahil naging matapat ka sa kaunti, sa iyo *na*
ang pamamahala ng 10 lungsod.' **18** At lumapit ang pangalawa
sabay sinabi, 'Panginoon, ang mina niyo ay tumubo *po* ng lima
*pang* mina.' **19** At ganoon din ang sinabi nito sa kanya, 'At ikaw,
maging tagapamuno ka sa limang lungsod.' **20** At lumapit *yung*
isa pa sabay sinabi, 'Panginoon, tignan niyo *po*, ang mina niyo
na nasa pangangalaga ko ay nakatago *po dito* sa loob ng panyo;
**21** Ang dahilan ay natatakot *po* ako sa inyo, mabagsik *po* kasi
kayong tao. Kinukuha *po* ninyo ang bagay na hindi kayo ang
gumawa at inaani niyo ang hindi ninyo itinanim.' **22** At sinabi niya
rito, 'Mula *sa salitang lumabas* sa bibig mo ay hahatulan kita,
masamang alipin!' Alam mo palang mabagsik akong tao, *dahil*
kinukuha *ko* ang hindi ako ang gumawa at inaani ang hindi ko
itinanim. **23** *Sa* makatuwid, bakit di mo *na lang* inilagay ang pera
ko sa bangko, para sa pagbalik ko ay masingil ko ito sana *nang*
may kasamang interes? **24** At sinabi niya sa mga nakatayo *doon*,
'Kunin niyo sa kanya ang mina at ibigay sa taong may 10 mina.'
**25** Pero sinabi nila sa kanya, 'Panginoon, mayroon na *po* siyang
10 mina.' **26** (Dahil sinasabi ko sa inyo na bibigyan pa ang bawat
isang mayroon na, pero mula sa wala, kahit ang bagay na
mayroon siya ay kukunin *pa* mula sa kanya.) **27** 'Bukod pa dyan,
dalhin niyo dito yung mga kaaway kong iyon na ayaw na maghari
ako sa kanila, at bitayin niyo *sila* sa harapan ko.'" **28** At matapos
Niyang sabihin ang mga bagay na ito ay nauna na Siyang
lumakad paakyat sa Jerusalem.

## *Ang Pagdating ng Hari ng mga Judio*

**29** At dumating ang panahon, nang malapit na Siya sa Betfage
at Betania papunta sa bundok na kung tawagin ay Olibo na
nagpadala Siya ng dalawa sa mga alagad Niya. **30** Sinabi Niya,
"Pumunta kayo sa loob ng barangay na nasa harap at pagpasok
*niyo* ay matatagpuan niyong nakatali ang isang bisirong asno na
hindi pa nasakyan ninuman. Kalagan *at* dalhin niyo rito. **31** At
kung may magtanong sa inyo, 'Ano ang dahilan bakit niyo *ito*
kinakalagan?' Sasabihin niyo ang ganito sa kanya, 'Dahil may
kailangan sa kanya ang Panginoon." **32** At pagkaalis ng mga
napag-utusan ay natagpuan nga nila *iyon* ayon sa pagkasabi
Niya sa kanila. **33** At habang kinakalagan nila yung bisirong asno,
sinabi ng mga may-ari nito sa kanila, 'Bakit niyo kinakalagan ang
bisirong asno?' **34** At sinabi nila, 'May kailangan sa kanya ang
Panginoon.' **35** At dinala nila ito palapit kay Jesus, tapos ay
inilagay ang kanilang mga damit sa ibabaw ng bisirong asno
habang isinasakay nila *dito* si Jesus. **36** At habang lumalakad Siya
ay nilalatag nila ang mga damit nila sa gitna ng kalsada. **37** At
nang Siya'y malapit nang dumating sa ibaba ng bundok ng mga
Olibo, nagsimulang magdiwang *at* magpuri sa Diyos nang may
malakas na tinig ang lahat ng mga alagad na ubod ng dami dahil
sa lahat ng himalang nasaksihan nila. **38** Sabi nila, "Purihin ang
Hari na dumarating sa pangalan ng Panginoon! Kapayapaan sa
langit, at kaluwalhatian sa Kataas-taasan! **39** At ilan sa mga
Pariseo na galing sa dagsa ng tao ay nagsabi sa kanya, "Guro,
pakisaway *po* ang mga alagad niyo." **40** At pagsagot ay sinabi
Niya sa kanila, "Sinasabi Ko sa inyo, na kung tatahimik ang mga
ito, ang mga bato *naman* ang magsisigawan!"

## *Iniyakan ni Jesus ang Lungsod ng Jerusalem*

**41** At nang malapit na Siya ay pinagmasdan *Niya* ang lungsod,
*at* iniyakan Niya ito **42** habang sinasabing, "Kung kinilala mo *lang
sana*, oo ikaw, ang mga bagay na magdadala ng kapayapaan sa
iyo, kahit man lang ang para sa araw mo na ito! Pero ngayon,
nakatago na ang mga ito mula sa iyong mga mata. **43** Dahil
darating sa iyo ang mga araw na ang mga kaaway mo ay gagawa
ng moog sa paligid mo, at paliligiran ka nila at wala silang
palalabasin sa inyo sa lahat ng dako. **44** At ipapantay ka nila sa

lupa kasama ng mga anak mo na nasa loob mo. Hindi rin sila
mag-iiwan sa loob mo ng batong nakapatong sa isa *pang* bato,
dahil hindi mo binigyang pansin ang panahon ng pagbisita *Ko* sa
iyo."

### *Nilinis ni Jesus ang Templo*

45 At pagpasok *Niya* sa loob ng templo, sinimulan Niyang
itaboy ang mga nagtitinda sa loob nito, pati na ang mga bumibili
46 habang sinasabi sa kanila, "Nakasulat, 'Ang bahay Ko ay bahay
ng pananalangin,' pero kayo, ginawa niyo itong lungga ng mga
magnanakaw!" 47 At araw-araw Siyang nagtuturo sa loob ng
templo. Samantala ang mga pangulo ng kaparian, at ang mga
dalubhasa sa Biblia, pati na ang mga pinuno ng sambayanan ay
nagsisikap na iligpit Siya, 48 pero di sila makakita ng paraan kung
paano nila *ito* gagawin dahil ang lahat ng tao ay gustong-gusto
Siyang pakinggan.

### *Hinanapan si Jesus ng Lisensya sa mga Gawain Niya*

20 1 At dumating ang panahon, sa isa sa mga araw
na iyon, habang nagtuturo Siya sa mga tao sa loob
ng templo at nangangaral ng masayang balita na
dumating ang mga pangulo ng kaparian, at ang
mga dalubhasa sa Biblia, kasama ang mga punong-lingkod. 2 At
nagsalita sila sa harapan Niya *at* sinabing, "Sabihin Mo sa amin,
sa pamamagitan ng anung awtoridad ginagawa Mo ang mga
bagay na ito, o sino ang nagbigay sa Iyo ng awtoridad na ito?" 3
At pagsagot ay sinabi Niya sa harapan nila, "Tatanungin Ko rin
kayo *tungkol* sa isang bagay at sagutin niyo Ako, 4 Ang
paglulublob ni Juan, galing ba ito sa langit, o galing sa mga tao?"
5 At nag-usap usap sila sa isa't isa *at* sinabi na, "Kung sasabihin
natin, 'galing sa langit', sasabihin Niya, 'Eh, bakit hindi niyo siya
pinaniwalaan?' 6 Pero kung sasabihin natin, 'galing sa mga tao,'
babatuhin *naman* tayo ng lahat ng tao, dahil kumbinsido silang
si Juan ay isang propeta. 7 Kaya't sinagot nila na hindi nila alam
*kung* saan *ito* galing. 8 At sinabi ni Jesus sa kanila, "Hindi Ko rin
sasabihin sa inyo sa pamamagitan ng anung awtoridad ginagawa
Ko ang mga bagay na ito."

## *Talinghaga ng Ubasan: Babala sa mga Masamang Lider ng Simbahan*

**9** Kaya't nagsimula Siyang magsalita sa harap ng mga tao
*gamit* ang talinghagang ito, "May isang taong nagpatanim ng
mga ubas, at ipinagkatiwala iyon sa mga magbubukid, tapos ay
nangibang bansa siya ng mahabang panahon. **10** At nang
dumating ang panahon, nagpadala siya ng alipin papunta sa mga
magbubukid para ibigay nila rito ang mula sa ani ng ubasan. Pero
tinambangan ito ng mga magbubukid *at* pinauwi nila *itong*
walang kadala-dala. **11** At muli siyang nagpadala ng isa pang
alipin, pero ito rin ay binugbog nila, matapos walang hiyain ay
pinauwi nila *itong* walang kadala-dala. **12** At muli siyang
nagpadala sa pangatlong pagkakataon. Pero sinugatan din nila
ito *at* itinaboy palabas. **13** Kaya't sinabi *na* ng may-ari ng ubasan,
'Ano *na* ang gagawin ko? Ipapadala ko *na* ang minamahal kong
anak, baka sakaling kapag nakita nila siya ay magkaroon sila ng
respeto *sa kanya*.' **14** Pero nang makita siya ng mga magbubukid
ay nagsalita sila sa isa't isa *at* sinabi, 'Ito ang tagapagmana.
Halikayo, patayin natin siya para mapa sa atin *na* ang mana!' **15**
At nang itaboy nila siya palabas ng ubasan, *siya* ay pinatay nila.
Ano kaya ang gagawin sa kanila ng may-ari ng ubasan? **16**
Pupunta siya *doon* at lilipulin niya ang mga magbubukid na iyon,
at ibibigay niya ang ubasan sa iba." At nang marinig nila *ito* ay
sinabi nila, "Huwag nawa itong mangyari!" **17** At tumingin Siya sa
kanila sabay sabi, "Kung ganun, ano itong naisulat, *'Ang* batong
tinanggihan ng mga gumagawa *ng gusali*, ito ang siyang naging
pinakamahalagang *batong* panulukan?' **18** Sinumang malaglag sa
ibabaw ng batong iyon ay magkakahiwa-hiwalay, pero ang
sinumang bagsakan nito, siya ay dudurugin nito ng pinong-pino."
**19** At sinikap ng mga pangulo ng kaparian at ng mga dalubhasa
sa Biblia *na* arestuhin Siya nang oras ding iyon, pero natakot sila
sa taong bayan, dahil alam nila na patungkol sa kanila ang
talinghagang iyon na sinabi Niya.

## *Nagpadala ng mga Espiya kay Jesus ang mga Lider ng Simbahan*

**20** At nang mapanood *Siya* ay nagpadala sila ng mga espiya
na nagpapanggap na sila ay mga matutuwid, nang sa ganun ay
mahuli nila Siya sa salita, na hahantong sa pagdala sa Kanya sa

pinakamataas na kapangyarihan at sa pamamahala ng
gobernador. 21 At nagtanong sila sa Kanya *at* sinabi, "Guro, alam
*po* namin na nagsasabi at nagtuturo Kayo ng tama, at wala
kayong pinapaborang tao, sa halip ay nagtuturo sa paraan ng
Diyos ng may katotohanan. 22 Naaayon *po* ba sa Batas ng Diyos
na magbigay tayo ng buwis sa Emperador o hindi? 23 Pero nang
malaman Niya ang kanilang pagkukunwari ay sinabi Niya sa
kanila, "Bakit niyo ako sinusubukan? 24 Ipakita niyo sa Akin ang
isang denario. Kaninong mukha at tatak ang nandito?" At
pagsagot ay sinabi nila, "sa Emperador *po*." 25 At sinabi Niya sa
kanila, "Samakatuwid, ibigay niyo sa Emperador ang mga bagay
na para sa Emperador, at sa Diyos ang mga bagay na sa Diyos."
26 At di nila Siya kayang hulihin sa salitang sinasabi Niya sa
harapan ng mga tao, at sa pagkamangha sa sagot Niya,
nanahimik *na lang* sila.

### *Doktrina Tungkol sa Pagbangon ng mga Namatay*

27 Dumating rin ang ilan sa mga Saduseo na nagtuturong
hindi magbabangon ang mga patay. Tinanong nila Siya, 28 *at*
sinabi, "Guro, si Moises *po* ay sumulat sa atin, 'Kung may isang
lalaking kapatid ang mamatay na may asawa, pero namatay siya
nang walang anak, ang lalaking kapatid nito ay dapat na
kupkupin ang nabiyuda at magtaguyod ng binhi para sa kapatid
niyang lalake. 29 Ngayon, mayroon pitong magkakapatid na
lalake: at ang unang nag-asawa ay namatay nang walang anak.
30 At kinupkop ng pangalawa ang nabiyuda at ito ay namatay na
walang anak. 31 At kinupkop siya ng pangatlo, at pare-parehas
rin ang nangyari *hanggang* sa *ika*-7. At namatay sila na walang
naiwang mga anak. 32 At sa bandang huli, namatay rin ang babae.
33 Sa pagbangon ng mga patay, sino ngayon sa kanila ang
magiging asawa niya, kung ang pito ay naging asawa niya?" 34
At pagsagot ay sinabi sa kanila ni Jesus, "Ang mga anak ng
mundong ito ay nagpapakasal, at ibinibigay para makasal. 35 Pero
silang mga naturingang karapat-dapat na magkamit sa mundong
iyon, at ng pagbangon mula sa mga patay, ay di *na*
nagpapakasal o ibinibigay para makasal 36 dahil hindi na sila
mamamatay. Kaparehas na kasi nila ang mga anghel at sila ay
mga anak ng Diyos *dahil* sila ay mga anak ng pagbangon mula
sa mga patay. 37 Tungkol naman sa pagbangon ng mga patay,
maski na si Moises ay ipinakita nang kaharap ang mababang

puno, kung paano niya tinawag *ang* Panginoon: ang Diyos ni
Abraham, at ang Diyos ni Isaac, at ang Diyos ni Jacob. **38** At hindi
Siya Diyos ng mga patay, kundi ng mga nabubuhay, dahil ang
lahat ay sa Kanya nabubuhay. **39** Sumagot din ang ilan sa mga
dalubhasa sa Biblia *at* sinabi nila, "Guro, maganda *po* ang sinabi
Niyo." **40** At hindi na sila nagtangkang magtanong *pa* sa Kanya
ng kahit ano. **41** Kaya't sinabi Niya sa kanila, "Paano nila
ipaliwanag 'Ang Kristo ay anak ni David. ' **42** at ang sinasabi mismo
ni David sa aklat ng mga Awit, 'Sinabi ng Panginoon sa
Panginoon ko, 'Maupo Ka sa kanan Ko **43** hanggang sa gawin
Kong tuntungan ng mga paa Mo ang mga kaaway Mo? ' **44**
Samakatuwid ay tinatawag Siya ni David na Panginoon. Ngayon,
paanong naging anak Siya nito?"

### *Mag-Ingat sa Mga Salbahing Mangangaral*

**45** At habang nakikinig ang lahat ng tao, sinabi Niya sa mga
alagad Niya, **46** Mag-ingat kayo mula sa mga dalubhasa sa Biblia
na mahilig maglakad suot ang magagarang damit, at gustong-gusto ang mga parangal sa gitna ng mga pampublikong pagpupulong, at ang mga espesyal na upuan sa loob ng mga simbahan, at ang mga upuan para sa mga panauhing pandangal
sa gitna ng mga handaan. **47** Sila ang mga umuubos sa
kabuhayan ng mga balo, at nagdarasal ng pagkahaba-haba bilang palabas. Tatanggapin nila ang mas mabigat na kaparusahan.

### *Ang Balong Nagbigay ng Masaganang Handog sa Harap ng Diyos*

# 21

**1** At pagtingala ay nakita Niya ang mga
mayayaman na naglalagay ng mga handog nila sa
loob ng kabang-yaman. **2** At nakita Niya rin ang
isang mahirap na balong naglalagay doon ng
dalawang salaping barya, **3** At sinabi Niya, "Sinasabi Ko sa inyo
ang totoo, na ang mahirap na balong ito ay naglagay ng mas
malaking halaga kaysa sa *kanilang* lahat, **4** Dahil lahat sila'y
naghulog sa gitna ng mga handog ng Diyos mula sa *mga salaping* sumobra sa kanila; pero siya, sa kabila ng kahirapan niya, ay hinulog ang lahat ng kabuhayan na pinanghahawakan niya."

5 At habang ang ilan ay nagsasalita patungkol sa templo,
kung paano ito napapalamutian ng magagandang bato at mga
handog, ay sinabi Niya,

## *Mga Mangyayari sa Hinaharap*

6 "*Patungkol* sa mga bagay na ito na nakikita niyo, darating
ang mga araw kung saan walang matitirang batong nakapatong
sa bato na hindi guguho" 7 At nagtanong sila sa Kanya *at* sinabi,
"Guro, kailan *po* kaya mangyayari ang mga ito? At ano *po* ang
senyales na malapit na *pong* mangyari ang mga ito?" 8 At sinabi
Niya, "Maging mapanuri kayo para di kayo malinlang. Dahil
maraming darating na gagamitin ang pangalan Ko *na*
magsasabing, 'Ako *ang Kristo'* at, 'Dumating na ang panahon! '
Kaya naman huwag *niyong* hayaang mapasunod nila kayo. 9 Pero
kapag nakarinig kayo ng mga digmaan at mga kaguluhan, huwag
kayong matakot. Dahil dapat munang mangyari ang mga ito,
pero ang katapusan *ay* di *pa* agad *darating*. 10 Sa puntong iyon
ay sinabi Niya sa kanila, "Makikipaglaban *ang isang* bansa laban
sa *ibang* bansa, at kaharian laban sa kaharian. 11 Bukod pa rito
magkakaroon ng malalakas na lindol sa iba't ibang lugar, at
kakulangan sa pagkain, pati na mga salot, di lang *yan* kundi mga
nakakatakot na kaganapan, at magkakaroon ng mga
nakakamanghang mga senyales mula sa kalangitan.

## *Darating Ang Mga Pag-Uusig*

12 At bago *mangyari* ang mga ito lahat kayo ay dadakipin nila,
at uusigin para bitbitin sa loob ng mga simbahan, at mga
bilangguan na hahantong sa harapan ng mga hari at mga
gobernador alang-alang sa pangalan Ko. 13 Pero ito'y magbibigay
sa inyo ng pagkakataon para *magbigay* ng testimonya. 14 Kaya
naman, ikundisyon niyo na ang mga kalooban niyo na huwag
paghahandaan ang sasabihing depensa 15 dahil bibigayan Ko
kayo ng bibig at karunungan na di kayang pabulaanan o
kontrahin ng lahat ng mga kumakalaban sa inyo. 16 At tatraydorin
kayo maski ng *inyong* mga magulang, at mga kapatid, pati na
mga kamag-anak at mga kaibigan. At ang *ilan* sa inyo ay
mapapatay. 17 At kamumuhian kayo ng lahat dahil sa pangalan
Ko. 18 Pero isa *mang* buhok mula sa ulo niyo ay hinding-hindi

mapapahamak. 19 Panghawakan niyo ang inyong mga kaluluwa
sa pamamagitan ng katatagan ninyo. 20 At kapag nakita niyo na
ang Jerusalem na napapaligiran ng mga sundalo, sa puntong
iyon, alam niyo na nalalapit na ang pagkawasak nito.

## *Panahon ng Paghihiganti ng Diyos*

21 Kaya't umalis na dapat ang mga nasa loob ng Judea
papunta sa kabundukan, at iyong mga nasa sentro nito ay dapat
nang maglabasan. Ang mga nasa *karatig*-lalawigan naman ay
huwag nang pumasok papunta rito. 22 Dahil ang mga ito ay
panahon ng paghihiganti, para matupad ang lahat ng mga
naisulat. 23 Pero kawawa ang mga nagdadalang tao at ang mga
nagpapasuso sa mga araw na iyon, dahil magkakaroon ng
napakatinding kahirapan sa ibabaw ng kalupaan, at matiniding
galit laban sa mga taong ito. 24 At sila ay mapapabagsak sa talim
ng espada, at dadalhing bihag papunta sa lahat ng mga bansa.
At ang Jerusalem ay madudurog sa ilalim ng mga dayuhang
bansa hanggang sa matapos ang itinakdang panahon sa mga
dayuhang bansa. 25 At magkakaroon ng mga senyales sa araw at
sa buwan, pati na sa mga bituwin; at sa ibabaw ng daigidig,
kapighatian na may kasamang kalituhan ng mga bansa kasabay
ng pag-aalboroto ng karagatan at ng alon. 26 Masisiraan ng loob
ang mga tao dahil sa takot at sa panonood sa mga nangyayari
sa buong mundo: dahil ang kapangyarihan sa kalangitan ay
mayayanig.

## *Pagbabalik ng Anak ng Tao*

27 At sa puntong iyon ay makikita nila ang Anak ng Tao *na*
dumarating sa gitna ng alapaap nang may kapangyarihan at
matinding kaluwalhatian. 28 Ngayon, kapag nagsimula nang
mangyari ang mga ito, tumayo na kayo, at iangat niyo ang mga
ulo niyo, dahil nalalapit na ang kaligtasan niyo. 29 At nagsabi Siya
ng talinghaga sa kanila, "Pagmasdan niyo ang puno ng igos at
lahat ng mga puno. 30 Kapag ang mga ito ay sumibol na,
makikita't malalaman niyo sa inyong mga sarili na ang tag-init ay
malapit na. 31 Kaya't tulad din nito kayo, kapag nakita niyong
nangyayari na ang mga bagay na ito, dapat niyong malaman na
ang Kaharian ng Diyos ay malapit na. 32 Sinasabi Ko sa inyo ang
totoo, na hinding hindi lilipas ang henerasyong ito hangga't di

nagaganap ang lahat. 33 Ang langit at ang lupa ay maglalaho,
pero ang mga salita Ko ay hinding hindi maglalaho.

### *Magbantay Kayo*

34 Pero bantayan niyong mabuti ang inyong mga sarili baka
sa anumang panahon ang inyong mga puso ay matangay ng
katakawan, at paglalasing, at mga alalahanin sa buhay, at
dumating na lang sa harap niyo ang araw na iyon ng di inaasahan.
35 Dahil tulad sa patibong ay darating ito sa lahat ng naninirahan
sa ibabaw ng buong daigdig. 36 Kaya't magbantay kayo sa bawat
pagkakataon habang nananalangin, para maituring kayong
karapat-dapat na makatakas sa lahat ng mga bagay na malapit
nang mangyari, at makatayo sa harap ng Anak ng Tao." 37 At sa
araw ay nagtuturo Siya sa loob ng templo, pero sa gabi ay
lumalabas *at* nagpapalipas Siya ng gabi sa gitna ng bundok na
kung tawagin ay Olibo. 38 At ang lahat ng tao ay maagang
dumudulog sa Kanya sa loob ng templo para pakinggan Siya.

### *Sinaniban si Judas ni Satanas*

22 1 Ngayon, parating na ang pista ng Tinapay na
Walang Lebadura na kung tawagin ay Paskua. 2
Samantala, ang mga pinunong pari at ang mga
dalubhasa sa Biblia ay nag-iisip ng paraan kung
paano nila Siya ililigpit, dahil natatakot sila sa taong bayan. 3 At
sumanib si Satanas sa loob ni Judas na kung tawagin ay Iskariote
na siyang kabilang sa labindalawa. 4 At pag-alis ay kinausap niya
ang mga pinunong pari at ang mga mahistrado kung anung
paraan Siya maipagkakanulo sa kanila. 5 At sila'y nagdiwang at
sumang-ayon na bibigyan siya ng pera. 6 Kaya't nangako siya, at
naghanap na siya ng pagkakataon na ipagkanulo Siya sa kanila
na malayo sa mga tao. 7 At dumating na ang araw ng Tinapay na
Walang Lebadura, kung kailan ang *kordero ng* Paskua ay
kinakailangang patayin. 8 Kaya't inutusan Niya *sina* Pedro at Juan
sabay sinabi, "Pag-alis *niyo* ay ihanda niyo ang ating Paskua para
sa ating pagsasalo." 9 At sinabi nila sa Kanya, "Saan Niyo *po* kami
gustong maghanda?" 10 At sinabi Niya sa kanila, "Makinig *kayo*,
pagkapasok niyo sa gitna ng lungsod ay makakasalubong niyo
ang isang lalaking may bitbit na isang bangang tubig. Sundan
niyo siya sa loob ng bahay kung saan siya papasok. 11 At

sasabihin niyo sa may-ari ng bahay, 'Pinasasabi *po* ng Guro sa
inyo, 'Nasaan ang kuwarto kung saan Ako kakain ng Paskua
kasama ang mga alagad Ko?' **12** At ipapakita niya sa inyo ang
isang malaking kuwarto sa itaas na may mga kagamitan na.
Doon kayo maghanda."

### *Itinatag ni Kristo ang Bagong Tipan*

**13** At pag-alis ay natagpuan nila kung paano Niya sinabi sa
kanila at naghanda sila para sa Paskua. **14** At nang dumating ang
takdang oras, naupo Siya sa hapag-kainan at ang 12 apostol
kasama Niya. **15** At sinabi Niya sa kanila, "Labis Kong hinangad
na kumain nitong Paskua kasama kayo bago Ko maghirap. **16**
Dahil sinasabi Ko sa inyo na hinding hindi nako kailanman kakain
mula dito, hanggang sa matupad ito sa gitna ng Kaharian ng
Diyos. **17** At pagkuha sa baso, nagpasalamat Siya *at* sinabi,
"Kunin niyo ito, at ipamahagi sa bawat isa sa inyo. **18** Dahil
sinasabi Ko sa inyo na hinding-hindi na Ako iinom *pa* mula sa
bunga ng ubasan hanggang sa dumating ang Kaharian ng Diyos.
**19** At pagkakuha sa tinapay, nagpasalamat Siya, pinagpira-piraso
iyon, at ibinigay sa kanila habang sinasabi, "Ito ang katawan Ko
na inaalay Ko para sa inyo. Gawin niyo ito bilang ala-ala Ko." **20**
Ganoon din ang sinabi Niya sa baso pagkatapos ng hapunan, "Ito
ang baso ng bagong testamento gamit ang Aking dugo na
ibinubuhos para sa inyo. **21** Pero tignan niyo, ang kamay ng
magkakanulo sa Akin ay kasama Ko sa harap ng lamesa. **22** At
totoong papanaw ang Anak ng Tao ayon sa naitakda, pero lagot
ang taong iyon na tutulong na madakip Siya!" **23** At nagsimula
silang magtanong sa isa't isa kung sino ba sa kanila ang siyang
magtatangkang gumawa nito.

### *Ang Pinuno ay Hindi Hari kundi Lingkod*

**24** At nagkaroon din ng pagtatalo sa kalagitnaan nila *tungkol*
sa kung sino sa kanilang palagay ang pinakadakila. **25** Pero sinabi
Niya sa kanila, "Ang mga hari ng mga paganong bansa ay
sapilitan silang pinasusunod, at ang mga naghahari sa kanila ay
tinatawag na mga Kagalang-galang. **26** Pero hindi kayo ganito,
kundi ang mas nakatatanda sa inyo ay maging tulad sa mas bata,
at ang namumuno ay matulad sa nagsisilbi. **27** Dahil sino ba ang
mas dakila, ang nakaupo sa hapag-kainan o ang nagsisilbi? Hindi

ba't ang nakaupo sa hapag-kainan? Pero Ako ay nasa
kalagitnaan niyo na tulad sa isang nagsisilbi. **28** Ngayon, kayo ang
mga nanatili sa tabi Ko sa gitna ng mga pagsubok Ko. **29** At *dahil
dito*, itinatalaga Ko ang Kaharian sa inyo, kung paano ito
itinalaga ng Ama Ko sa Akin, **30** nang sa ganun kayo'y makakain
at kayo'y makainom sa harapan ng hapag-kainan Ko sa gitna ng
Kaharian Ko, at maupo kayo sa mga trono habang
pinamumunuan ang 12 tribo ng Israel.

### *Pinahayag ni Jesus ang Pagtalikod ni Simon*

**31** At sinabi ng Panginoon, "Simon, Simon, pagmasdan mo,
hiniling ka ni Satanas para salain *ka* tulad *ng ginagawa* sa trigo.
**32** Pero nanalangin Ako para sa iyo, para hindi bumigay ang
pananalig mo. At kapag balik mo, palakasin mo ang mga kapatid
mo. **33** Pero sinabi nito sa Kanya, "Panginoon, handa *po* akong
sumama sa Inyo kahit pa sa bilangguan, at sa kamatayan!" **34** At
sinabi Niya, "Sinasabi Ko sa iyo, Pedro, hinding-hindi titilaok ang
manok ngayong araw, hangga't hindi mo tatlong beses na
naipagkakailang kilala *mo* Ako." **35** Sinabi pa Niya sa kanila,
"Noong pinahayo Ko kayo na walang pitaka at baonan, at walang
*baong* sapatos, nagkulang ba kayo sa kahit ano?" At sumagot
sila, "Hindi *po*." **36** Kaya't sinabi Niya sa kanila, "Pero ngayon, ang
may pitaka ay dalhin ito, ganun din sa baonan, at ang walang
patalim; ibenta niya ang balabal niya at bumili *ng isa*. **37** Dahil
sinasabi Ko sa inyo na itong naisulat ay dapat pang mangyari sa
Akin, 'At Siya'y itinuring na tulad sa mga kriminal.'Dahil ang mga
bagay na patungkol sa Akin ay may katapusan rin. **38** At sinabi
nila, "Panginoon, tignan Niyo, ito *po* ang dalawang kutsilyo."
Kaya't sinabi Niya sa kanila, "Sapat na iyan."

### *Nagpunta si Jesus sa Bundok ng Olibo para Manalangin*

**39** At paglabas ay nagpunta Siya, ayon sa nakagawian, sa
gitna ng Bundok ng Olibo; at sumunod din sa Kanya ang mga
alagad Niya. **40** At pagdating sa lugar na iyon ay sinabi Niya sa
kanila, "Manalangin kayo nang di kayo malagay sa gitna ng
tukso." **41** At Siya ay lumayo sa kanila ng halos *kasing layo pagka*
naghagis ng maliit na bato. At nang makahanap ng lugar ay
lumuhod *at* nanalangin Siya **42** habang sinasabi, "Ama, kung

gugustuhin Niyo *po* na kunin itong baso mula sa Akin; gayun
man, hindi ang kagustuhan Ko, kundi ang sa Inyo ang
mangyari." 43 At may nagpakitang angel sa Kanya mula sa langit
na pinapalakas Siya. 44 Kaya't sa gitna ng pakikibaka, nanalangin
Siya ng mas matindi at ang pawis Niya ay naging para nang
malalaking patak ng dugo na nalalaglag sa ibabaw ng lupa. 45 At
pagtayo mula sa pananalangin, ay nagpunta *Siya* sa tabi ng mga
alagad *at* natagpuan Niya silang natutulog dala ng lungkot. 46 At
sinabi Niya sa kanila, "Bakit kayo natutulog? Bumangon kayo't
manalangin para hindi kayo malagay sa gitna ng tukso."

### *Ang Halik ni Judas*

47 Pero habang nagsasalita pa Siya, biglang *may dumating na*
isang grupo ng mga kalalakihan at ang isa sa 12 na tinatawag
na Judas ang nangunguna sa kanila. At lumapit ito kay Jesus
para halikan Siya. 48 Pero nagsalita sa kanya si Jesus, "Judas,
ipinagkakanulo mo ba ang Anak ng Tao sa pamamagitan ng
halik?" 49 At nang makita ng mga nakapaligid sa Kanya ang
susunod na mangyayari, sinabi nila sa Kanya, "Panginoon,
lalaban na *po* ba kami gamit ang patalim?" 50 At tinaga ng isa sa
kanila ang alipin ng pangulo ng kaparian, at natanggal ang
kanang taynga nito. 51 At pagsagot ni Jesus ay sinabi Niya,
"Hanggang dyan na lang kayo!" At nang hawakan ang taynga ng
lalake ay pinagaling Niya ito. 52 At sinabi ni Jesus sa harap ng
mga dumating na pinunong pari, at mga pinuno ng templo, at
mga punong-lingkod na laban sa Kanya, "Pumunta ba kayo *dito*
na parang lalaban sa isang magnanakaw na may dala *pa kayong*
mga patalim at mga batuta? 53 Noong Ako ay kasama niyo araw-
araw sa loob ng templo, hindi niyo *man lang* inunat ang *inyong*
mga kamay laban sa Akin. Pero ngayon ang oras niyo, at ang
paghahari ng kadiliman.

### *Itinatwa ni Pedro ang Panginoon*

54 At pagdakip sa Kanya ay inakay nila at dinala nila Siya sa
loob ng bahay ng pangulo ng kaparian. Pero si Pedro ay
sumusunod mula sa kalayuan. 55 At pagkasindi ng apoy sa
kalagitnaan ng korte at pagka-upo nilang lahat, naupo *rin* si
Pedro sa kalagitnaan nila. 56 Pero may isang batang babae na
nakita siyang nakaupo malapit sa ilawan. At pagkatitig sa kanya

ay sinabi nito, "Ang isang ito ay nakasama rin Niya!" **57** Pero
itinanggi Siya nito sabay sabi, "Ate, hindi ko Siya kilala." **58** At
pagkaraan ng ilang sandali ay may isa *pang* nakakita sa kanya
*at* sinabi, "Ikaw rin ay kasamahan nila!" Pero sinabi ni Pedro,
"Pre, hindi ko *sila kasamahan*." **59** At pagkalipas ng halos isang
oras, may isa pang nagkumpirma sabay sabi, "Totoo nga, ang
isa ring ito ay kasama Niya dahil Galilenyo din siya." **60** At sinabi
ni Pedro, "Pre, hindi ko alam ang sinasabi mo." At habang
nagsasalita pa siya ay biglang tumilaok ang manok. **61** At
paglingon ng Panginoon ay tumingin Siya kay Pedro, at naalala
ni Pedro ang salita ng Panginoon sa paraan na sinabi Niya dito
na, "Bago tumilaok ang manok ay tatlong beses mo Akong
ipagkakaila." **62** At humagulgol si Pedro habang lumalabas *mula
roon*.

### *Pinahirapan at Hinatulan Nila si Jesus*

**63** At ang mga lalaking may hawak kay Jesus ay inaasar Siya
habang sinusuntok. **64** At matapos siyang piringan ay
pinagsusuntok nila ang mukha Niya, at tinatanong *pa* nila Siya.
Sabi nila, "Hulaan Mo *nga*, sino ang sumuntok sa Iyo?" **65** At
marami pang ibang klaseng panlalapastangan ang sinasabi nila
sa Kanya. **66** At pagsikat ng araw ay nagtipon-tipon ang mga
matatandang pinuno ng bayan, pati ang mga pinunong pari, at
mga dalubhasa sa Biblia. At dinala nila Siya sa gitna ng hukuman
nila *at* sinabi nila, **67** "Kung ikaw *nga* ang Kristo, sabihin Mo sa
amin." At sinabi Niya sa kanila, "Kahit pa sabihin Ko sa inyo,
hinding*-hindi rin* kayo maniniwala. **68** At kung tatanungin Ko *kayo*,
hinding-hindi niyo rin *naman* Ako sasagutin o palalayain. **69** Mula
ngayon, ang Anak ng Tao ay mauupo sa kanang puwesto ng
kapangyarihan ng Diyos." **70** At sinabi nilang lahat, "Kung ganoon,
Ikaw *nga* ang Anak ng Diyos?" At sinabi Niya sa harapan nila,
"Kayo ang nagsasabi na Ako *nga*." **71** Kaya't sinabi nila, "Ano pang
testimoniya ang kailangan nating panghawakan, ngayong
narinig *na* natin mula sa *sariling* bibig Niya?"

### *Naghain Sila kay Pilato ng Kasong Rebelyon Laban Kay Jesus*

23 1 At pagtayo ng buong grupo nila ay dinala na Siya
sa harapan ni Pilato. 2 At sinimulan nilang akusahan
Siya. Sabi nila, "Natuklasan namin na nililihis ng
*taong* ito ang bansa, at ipinagbabawal na magbigay
ng buwis sa Emperador na sinasabing Siya mismo ang Kristo na
isang hari!" 3 Kaya't tinanong Siya ni Pilato. Sabi niya, "Ikaw nga
ba ang hari ng mga Judio?" At Siya'y sumagot sa kanya na
nagsabing, "Ikaw na ang nagsasabi." 4 At sinabi ni Pilato sa harap
ng mga pinunong pari at sa mga tao, "Wala akong makitang
kasalanan sa taong ito." 5 Pero lalo lang silang nagpumilit. Sinabi
nila na *sa pamamagitan ng Kanyang* katuruan ay pinag-aalsa
Niya ang mga tao sa lahat ng panig ng Judea: nag-umpisa Siya
mula sa Galilee hanggang *sa umabot* dito. 6 Pero nang marinig ni
Pilato ang Galilee, tinanong niya kung ang taong ito ay Galilenyo.
7 At nang malaman nito na Siya'y nasa ilalim ng pamamahala ni
Herodes, pinadala Siya nito kay Herodes, na siyang
kasalukuyang naroon din sa Jerusalem nang mga panahon na
iyon.

### *Naging Magkaibigan si Herodes at Pilato*

8 At sobrang tuwa ni Herodes nang makita si Jesus. Matagal
na kasi nitong gustong makita Siya, dahil sa maraming bagay na
naririnig *nito* tungkol sa Kanya. Bukod pa rito, umaasa itong
makakita ng ilang himala na nangyayari sa pamamagitan Niya. 9
At nagtanong ito sa Kanya gamit ang maraming pangungusap,
pero wala Siyang isinagot dito. 10 At tumayo ang mga pinunong
pari, at ang mga dalubhasa sa Biblia, sabay bato ng matitinding
akusasyon sa Kanya. 11 Kaya naman binalewala at hinamak *lang*
Siya ni Herodes kasama ang mga sundalo nito. Matapos Siyang
damitan ng magarang damit ay ibinalik Siya nito kay Pilato. 12 At
naging kaibigan ang turingan nina Pilato at ni Herodes sa isa't
isa nang araw ding iyon. Noon kasi ay nasa gitna sila ng
matinding alitan sa isa't isa.

### *Gustong Palayain ni Pilato si Jesus*

13 At nang ipatawag ni Pilato ang mga pinunong pari at ang
mga lider ng bayan, pati na ang taong bayan, 14 sinabi niya
harapan nila, "Dinala ninyo ang taong ito sa akin tulad *ng isang*
naguudyok sa mga tao ng rebelyon. Kaya't tignan *niyo*, matapos
ko *Siyang* siyasatin sa harap niyo ay wala akong nakitang sala sa
taong ito patungkol sa akusasyong ipinaparatang niyo sa Kanya.
15 Wala, kahit pa si Herodes dahil iniugnay ko *rin* kayo sa kanya.
Pero tignan *niyo*, wala sa ginawa Niya ang karapat-dapat *sa*
*parusang* kamatayan. 16 Kaya't matapos *ko* Siyang parusahan ay
palalayain ko *na Siya*. 17 Kinakailangan din *kasi* siyang magpalaya
para sa kanila ng isang bilanggo alinsunod sa Pista. 18 Kaya't
nagsigawan sila ng sabay-sabay habang sinasabing, "Iligpit mo
na ang *taong* iyan at pakawalan mo para sa amin si Barabbas!"
19 Ang *taong* ito ay itinapon sa loob ng bilangguan dahil sa
pagkakasangkot sa isang rebelyong nangyari sa gitna ng lungsod
at *sa salang* pagpatay. 20 Sa kabila nito, muli *silang* kinausap ni
Pilato sa kagustuhan *niyang* palayain si Jesus. 21 Pero
nagsisigawan sila habang sinasabi, "Ipako mo sa krus! Ipako mo
Siya sa krus!" 22 At sinabi niya sa kanila sa pangatlong
pagkakataon, "Bakit, ano bang kasamaan ang ginawa Nito? Wala
akong nakitang kasalanan sa Kanya *para* sa hatol na kamatayan.
Kaya't matapos na pahirapan ay palalayain ko na Siya.

### *Sinunod ni Pilato ang Mga Tao Hindi ang Kanyang Sariling Konsensya*

23 Pero nagpumilit *pa rin* sila gamit ang malalakas na sigaw,
humihiling na maipapako Siya sa krus. At nanaig ang mga boses
nila at ng mga pinunong pari. 24 At nagbigay ng sentensya si
Pilato na gawin ang kahilingan nila. 25 At pinalaya niya *para* sa
kanila ang hinihiling nila, iyong itinapon sa loob ng bilangguan
dahil sa rebelyon at pamamaslang, at isinuko niya si Jesus sa
kanilang kagustuhan. 26 At habang inaakay nila Siya ay
sinunggaban *nila* si Simon *na* isang taga Cyrene na kararating
*lang* mula sa bukid. Ipinatong nila ang krus sa kanya para
buhatin, habang sumusunod kay Jesus. 27 At nagsunuran sa
Kanya ang napakaraming tao, pati ang mga kababaihan na
nagdadalamhati rin at nag-iiyakan para sa Kanya. 28 Pero
paglingon sa kanila ni Jesus ay sinabi Niya, "Mga babaing anak

ng Jerusalem, huwag kayong umiyak para sa Akin, kundi umiyak
kayo para sa inyong mga sarili, at para sa inyong mga anak. **29**
Dahil tignan *niyo*, darating ang mga araw na kung saan ay
sasabihin nila, 'Mapapalad ang mga baog, at ang mga
sinapupunang di nakapagdalang-tao, pati na ang mga dibdib na
di nakapagpasuso. **30** Sa panahong iyon ay magsisimula silang
magsabi sa mga bundok, 'Bagsakan niyo kami! ’at sa mga burol,
'Tabunan niyo kami! ’**31** Dahil kung ginagawa nila ang mga bagay
na ito sa berdeng puno, ano pa ang mangyayari sa tuyo?

### *Ipinako Nila si Jesus Kasama ang Dalawang Kriminal*

**32** At *mayroon* ding dalawa *pang* kalalakihan, mga kriminal,
na kasama Niyang inaakay para ipako. **33** At nang dumating sila
sa lugar na kung tawagin ay Bungo, doon nila Siya ipinako at
ang mga kriminal - ang isa ay sa kanan, ang isa naman ay sa
kaliwa, **34** at sinabi ni Jesus, "Ama, patawarin Niyo *po* sila dahil
hindi nila alam ang kanilang ginagawa." At nang mapaghiwalay
nila ang Kanyang mga damit ay nagpalabunutan sila, **35** at ang
mga tao ay nakatayong nanonood. Samantala, nagtatawanan
naman ang mga lider na kasama nila. Sabi nila, "Iniligtas Niya
ang iba, iligtas Niya ang kanyang sarili kung Siya *nga talaga* ang
Kristo, ang hinirang ng Diyos!" **36** Bukod pa rito ay inaasar din
Siya ng mga pulis na lumalapit at nagbibigay sa Kanya ng suka.
**37** At sabi *nila*, "Kung Ikaw *nga* ang Hari ng mga Judio, iligtas Mo
ang iyong sarili." **38** At mayroon ding markang nakasulat sa itaas
Niya sa mga letrang Griego at Latin, pati na sa Hebreo: "Ito ang
Hari ng mga Judio." **39** Pero ang isa sa mga kriminal na ibinitin
*doon* ay dinakdakan Siya. Sabi nito, "Kung Ikaw *nga* ang Kristo,
iligtas Mo ang Iyong sarili pati na rin kami." **40** Pero pagsagot ng
isa ay sinaway siya nito sabay sabi ng, "Hindi ka ba natatakot sa
Diyos, yamang *nakikita mo na* nasa ilalim ka ng parehas na hatol?
**41** At totoong nararapat *lang* sa atin *ito*, dahil tinatanggap *lang*
natin ang kabayaran sa ating mga ginawa; pero ito, wala Siyang
ginawang mali." **42** At sinabi Niya kay Jesus, "Panginoon,
alalahanin Niyo *po* ako pagdating Niyo sa loob ng kaharian Niyo.
**43** At sinabi sa kanya ni Jesus, "Sinasabi ko sa iyo ang totoo,
ngayong araw na ito ay makakasama kita sa loob ng Paraiso."

## *Napunit ang Tabing ng Templo*

44 At magtatanghaliang tapat *na* nang *oras* na iyon, pero
naging madilim sa buong lupain hanggang sa ikatlo ng hapon.
45 At nagdilim ang araw, at napunit sa gitna ang tabing ng templo,
46 at sumigaw ng pagkalakas-lakas si Jesus, habang sinasabi,
"Ama, inihahabilin Ko *na po* ang espiritu Ko sa Inyong mga
kamay." At matapos sabihin ang mga ito, nalagutan na Siya ng
hininga. 47 Ngayon, nang makita ng opisyal ng kapulisan ang
nangyari, pinuri niya ang Diyos habang sinasabing, "Totoo ngang
matuwid ang taong ito!" 48 At ang lahat ng mga taong nagkatipon
sa harap ng mga pangyayaring ito, matapos makita ang mga
bagay na naganap, ay nagsiuwian nang sinusuntok ang kanilang
mga dibdib. 49 At lahat ng mga kakilala Niya na nakatayo sa
malayo at mga kababaihan na sumunod sa Kanya mula *pa* sa
Galilee ay nanonood sa mga bagay na ito.

## *Hiniling ni Joseng Taga Arimatea kay Pilato ang Katawan ni Jesus*

50 At kapansin-pansin ang isang mama na nagngangalang
Jose na isang senador. Siya ay *isang* mabuti at matuwid na tao
51 (Hindi siya sumangayon sa plano at sa gawain nila.) na mula
sa Arimatea, isang lungsod ng mga Judio, at ito ring *taong* ito ay
tumatanggap sa Kaharian ng Diyos. 52 Nagpunta siya kay Pilato
*para* hingin ang katawan ni Jesus, 53 at pagkababa dito ay binalot
niya ito ng telang lino, at inilagay ito sa loob ng libingang inukit
mula sa bato, kung saan ay wala pang ibang nailibing. 54 At ito
ang Araw ng Paghahanda, bukod pa rito ang Araw ng
Pamamahinga ay magsisimula na. 55 At sumunod rin ang mga
kababaihan na pumunta sa Kanya mula *pa* sa Galilee. Nakita nila
ang libingan at kung paano ibinaba ang katawan Niya. 56 At
pagbalik ay naghanda sila ng mga pabango at mga pamahid na
langis at saka nagpahinga sa Araw ng Pamamahinga ayon sa
Kautusan.

## *Nabuhay ang Panginoong Jesus*

24

1 At sa unang *araw* ng linggo, madaling araw *pa*
*lamang*, ay dumating *na* sila sa harap ng libingan
dala-dala ang mga pabango na hinanda nila at may
ilan *pa* silang kasama. 2 At natagpuan nilang
naigulong na ang *pintuang* bato mula sa libingan. 3
At pagpasok nila *roon*, hindi nila natagpuan ang katawan ng
Panginoong Jesus! 4 At nangyari *nga* habang sila'y gulong-gulo
tungkol sa bagay na ito na biglang *may* dalawang kalalakihan na
tumayo sa tabi nila suot ang makinang na mga damit, 5 at sila ay
natakot. At matapos nilang dumapa sa lupa ay sinabi ng mga ito
sa kanila, "Bakit niyo hinahanap ang nabubuhay sa gitna ng mga
patay? 6 Wala na Siya rito, kundi bumangon na Siya! Alalahanin
niyo kung ano ang sinabi Niya sa inyo noong nandoon pa *kayo*
sa Galilee. 7 Ganito *ang* sabi Niya, "Ang Anak ng Tao ay
kailangang dalhin sa mga kamay ng mga taong makasalanan, at
maipako sa krus, pagtapos ay magbangon sa ikatlong araw." 8 At
naalala nila ang mga salita Niya, 9 Kaya't pagbalik mula sa
libingan ay ibinalita nila ang lahat ng ito sa 11 at sa lahat ng iba
pa. 10 At iyon ay *sina* Maria na taga Magdala, at Joanna, pati na
si Maria *na ina* ni Tyago, at ang iba pang kasama nila na nagsabi
ng mga bagay na ito sa mga apostol.

## *Nagpakita ang Panginoon sa Dalawang Alagad*

11 Pero ang pagkukuwento ng mga ito ay nagmukhang haka-
haka *lang* sa harapan nila, kaya naman di sila naniwala sa mga
ito. 12 Pero tumayo si Pedro *at* tumakbo siya papunta sa libingan.
At pagsilip *niya roon* ay nakita niya ang mga linong damit na
nakalatag mag-isa, at umuwi siya na namamangha *dahil* sa
nangyari. 13 At nang araw ding iyon, dalawa sa kanilang
*kasamahan* ay nagpunta sa isang barangay na ang pangalan ay
Emmaus, halos pitong milya ang layo mula sa Jerusalem. 14 At
nagkukuwentuhan sila sa isa't isa tungkol sa lahat ng mga bagay
na nangyari. 15 At nangyari na habang sila nga ay nag-uusap at
nagtatanungan, na si Jesus mismo ay lumapit *at* sinamahan sila.
16 Pero ang mga mata nila ay napipigilan para di *nila* Siya
makilala. 17 At sinabi Niya sa kanila, "Ano *ba* itong mga paksa na
inyong tinatalakay sa isa't isa habang naglalakad kayo, at *bakit*

kayo malungkot?" 18 At pagsagot ng isa *sa kanila* na
nagngangalang Cleopas ay sinabi nito sa Kanya, "Kayo lang *po*
*yata* ang nag-iisang dayuhan sa Jerusalem na di nakaalam ng
mga bagay na nangyari doon nitong mga *nakalipas* na araw?" 19
At sinabi Niya sa kanila, "Anung mga bagay?" Kaya't sinabi nila
sa Kanya, "Ang tungkol sa lalaking Jesus na Nazareno, na naging
propeta - makapangyarihan sa gawa at salita sa harapan ng
Diyos at sa buong bayan, 20 at kung paanong ipinahuli Siya ng
mga pinunong pari, at ng mga lider namin para Siya'y hatulan
ng kamatayan at ipako sa krus. 21 At umaasa na kami *na* Siya *na*
iyon na magliligtas sa Israel. Pero sa kabila ng lahat ng ito,
lumipas na ngayon ang ikatlong araw mula nang mangyari ang
mga ito. 22 At ito pa, ginulat kami ng ilan sa mga kababaihang
mula sa amin na maagang pumunta sa tabi ng libingan, 23 hindi
kasi nila natagpuan ang katawan Niya. Pagbalik nila ay sinabing
nakakita rin *sila* ng pangitain ng mga anghel na nagsabing Siya
ay buhay. 24 Kaya't nagpunta ang ilan sa mga kasamahan namin
doon sa libingan at nakita nila tulad rin sa sinabi ng mga
kababaihan, pero di nila Siya nakita.

### *Binuksan ng Panginoon ang Kanilang mga Mata*

25 At sinabi Niya sa kanila, "Hay, mga mahihinang umunawa
at mababagal ang pusong magtiwala sa lahat ng mga sinabi ng
mga propeta! 26 Hindi *ba't* kailangang maranasan ng Kristo ang
mga ito, at pumasok sa kaluwalhatian Niya? 27 At ipinaliwanag
Niya sa kanila, simula kay Moises at mula sa lahat ng mga
propeta, ang lahat ng mga bagay sa loob ng Biblia na patungkol
sa Kanya. 28 Ngayon, malapit na sila sa barangay kung saan sila
papunta, pero Siya ay mukhang malayo pa ang pupuntahan. 29
At pinigilan nila Siya sabay sabi, "Manatili ka *muna* kasama namin
dahil pagabi na, at patapos na ang araw." At tumuloy *nga* Siya
para samahan sila. 30 At nangyari nang maupo Siya para kumain
kasama nila, kinuha Niya ang tinapay, pinagpala at pagkahati *rito*
ay ipinamahagi Niya sa kanila. 31 At nabuksan ang kanilang mga
mata, at nakilala nila *kung sino* Siya. Pero bigla Siyang naglaho
mula sa kanilang paningin. 32 Kaya't sinabi nila sa isa't isa, "Hindi
*ba't* nag-aapoy ang puso natin sa ating kalooban habang Siya ay
nagsasalita sa atin sa gitna ng daan, at habang ipinaliliwanag
Niya sa atin ang Biblia? 33 Kaya't tumayo *sila* nang oras ding iyon,
bumalik sila sa Jerusalem, at natagpuan nilang nagkakatipon ang

11 at ang mga kasamahan nila. **34** Sinabi nila na ang Panginoon
ay totoong nagbangon at nagpakita kay Simon! **35** Kaya't sinabi
nila ang mga bagay *na nangyari* sa gitna ng daan, at *kung* paano
nila Siya nakilala sa kalagitnaan ng paghahati ng tinapay.

### *Nagpakita ang Panginoon sa mga Alagad*

**36** At habang sinasabi nila ang mga bagay na ito, si Jesus
mismo ay tumayo sa kanilang kalagitnaan at sinabi Niya sa kanila,
"Kapayapaan sa inyo!" **37** Pero nagulat at natakot sila. Inakala
nila na nakakita sila ng espiritu. **38** At sinabi Niya sa kanila, "Bakit
kayo balisa? At anung dahilan bakit naglilitawan ang mga
katanungan sa inyong mga puso? **39** Tignan niyo ang mga kamay
Ko pati na mga paa Ko, dahil Ako ito. Hawakan niyo Ako at
malalaman niyo; dahil ang espiritu ay walang laman at mga buto
gaya ng nakikita niyo na mayroon Ako." **40** At pagkasabi *Niya* ng
ganito ay pinakita Niya sa kanila ang mga kamay at ang mga paa
*Niya*. **41** Dahil di *pa* rin sila makapaniwala dala ng *kanilang* tuwa
at pagtataka, sinabi Niya sa kanila, "Mayroon *ba* kayong
anumang makakain dito?" **42** At inabutan nila Siya ng kapirasong
inihaw na isda at *kumuha* ng galing sa bahay ng bubuyog. **43** At
pagkaabot ay kumain Siya sa harapan nila.

### *Mga Huling Tagubilin ni Kristo sa mga Alagad at Pag-akyat Niya sa Langit*

**44** At sinabi Niya sa kanila, "Ito ang mga salitang sinabi Ko sa
inyo, noong kasama niyo pa *Ako*, na dapat na matupad ang lahat
ng mga bagay na nasulat patungkol sa Akin sa Batas ni Moises,
at ng mga Propeta, pati na ang mga Awit. **45** Magmula noon ay
binuksan Niya ang kanilang isipan para maintindihan ang Biblia.
**46** At sinabi Niya sa kanila na, "Ganito ang naisulat, at sa ganitong
paraan kailangang magdusa ang Kristo at bumangon mula sa
mga patay sa ikatlong araw. **47** At para maiproklama sa bisa ng
pangalan Niya ang pagsisisi at pagpapatawad ng mga kasalanan
sa lahat ng mga bansa simula sa Jerusalem. **48** At kayo ay mga
saksi sa mga bagay na ito. **49** At, tignan niyo, ipinapadala Ko ang
pangako ng Ama Ko na bababa sa inyo, pero manatili kayo sa
loob ng lungsod ng Jerusalem hanggang sa madamitan nito kayo
ng kapangyarihan galing sa kaitaasan. **50** At inakay Niya sila
palabas hanggang sa Betanya at pagtaas ng mga kamay Niya ay

pinagpala Niya sila. **51** At nangyari na habang pinagpapala Niya sila ay humiwalay Siya mula sa kanila at dinala na Siya papunta sa langit. **52** At sila, matapos na sambahin Siya, ay bumalik sa loob ng Jerusalem ng may matinding kagalakan, **53** at lagi silang nasa loob ng templo na nagpupuri at nagbibigay-lugod sa Diyos. Amen.

***-wakas-***

---

### *Personal na Panalangin*

Panginoong Jesus, marami pong salamat sa iyong dakilang pag-ibig sa akin. Inalay Niyo po ang Inyong buhay para sa aking kaligtasan. Ang buhay ko ay mula po sa Inyo pati na ang lahat ng mga biyayang tinatamasa ko sa araw-araw: pamilya, mga kaibigan, aking hanap -buhay at mga ari-arian. Salamat po na Kayo po'y dumating sa lupa upang ipakita sa amin ang liwanag ng buhay. Salamat po sa Iyong mga Salita na nagdulot sa akin na maunawaan ang katotohanan. Salamat po na nais pa Ninyo akong pagpalain di lamang sa buhay na ito kundi sa buhay na darating. Salamat po na sa kabila ng lahat ng problema ng buhay, ako po'y may pag-asa dahil sa Inyong magandang plano sa akin. Nais ko pong makilala Kayo at ang inyong plano sa aking buhay. Nais ko pong sumunod sa Inyo dahil po Kayo ang tunay na Diyos at Tagapagligtas ng aking buhay. Turuan N'yo po akong magmahal, manalig at sumunod araw-araw. Patawad po, Panginoon sa aking mga pagkakamali. Tinatanggap ko po ang Inyong kapatawaran sa aking mga kasalanan. Pagpalain N'yo pa po ang aking buhay. Amen.

### *Pangwakas na Salita*

Kaibigan, naway napagpala ka sa iyong binasa. Kung may kumento ka o katanungan tungkol sa iyong mga nabasa, kung nais mo pang makilala ang Panginoong Jesus o di kaya'y may iba ka pang personal na katanungan. Huwag mahiyang sumulat sa email na ito: malayangbiblia@gmail.com o di kaya'y tumawag/mag-text sa mga numerong ito: 0917-715-0777, at 0999-996-5100. Ang serbisyong ito ay totoo at walang bayad. Pagpalain ka ng Diyos!

